ANTONIO G. SEMPIO

# ROSA BIRHEN

Nobelang Tagalog

(UNANG BAHAGI)



**Unang Pagkalimbag**

Maynila, K. P.

**Imp. "Luz Naciente" J. Luna 721**

Marzo 1918

# ROSA BIRHEN

Unang Bahagi.

(NOBELANG TAGALOG)

NI

Antonio G. Sempio

— MAY KATHA ÑG —

**"Kung Magmahal ang Binata"**

Unang Pagkalimbag

Maynila, K. P.—Marzo, 1918.

Imprenta

— "LUZ NACIENTE" —

DE

*ANTONIO G. SEMPIO*

721 Juan Luna,

Tondo:

**Manila,** I. F.



# I

## MGA UNANG SIMOY NG PAGIBIG.

Nagtatapos ang buwan ñg Hunyo at ang mga dating kasayahan sa bayan ñg Beata ay isa isang napapawi. Ang mga nagaaral ay nañgagbalikan na sa Maynila, at kung may natitira man ay mañgilan-ñgilan na lamang at ang mga ito'y ang nagsisikarera.

Sa isa sa mga "de carrerang" ito nabibilang ang ating bayani.

Siya ay kasalukuyang tumutuntong sa dalawang-puo at dalawang taong gulang kaya napapanahon nang paglilikot ang kaniyang magalaw na puso. Halos nahahalaw ang loob at labas ñg bayan sa paghahanap ñg kasayahan, lalo na ñgayong isang linggo na lamang ang nalalabi ñg kaniyang bakasyon. Gabigabi'y nasasabahay ñg mga dalaga at kung matapos ang pagpormal ay kalaguyo naman ñg maraming mga binata.

Madalas makipagpuyatan ñg paghaharana at dahil sa kaniyang «tenor» na boses, ay siyang kadalasang tumutupad ñg papel ñg «cantor». Magaling kumalabit ñg gitarra at sanay humilis ñg biolin. Sa salitaa'y totoong maraming nalalamang sabihin at kung pinarurusan ñg pagtatalumpati sa mga «juego de prenda» ay kinariringgan ñg malalalim na pagkukuro. Masayang kasama sa mga lakaran at ang pinakamabining dalaga ay sapilitang napa-

ñgiñgiti kung hindi man napatatawa. Anopa't si Pepe ay maraming kipkip na katañgian na siyang ipinañgiñgibabaw sa mga kasama.

Sa gayong gulang lamang ay kumakarera na ñg «derecho», at noon pang isang taon nakatapos sa Ateneo at ang nakamtang nota ay «sobresaliente». Ha! Talagang magaling na bata!

At ang katotohana'y siya ang binatang halos nañguñguna sa boong Beata. Bakit ang isa pa'y magandang lalaki, mainam ang tindig, timbang ang katawan at ang mga kilos ay nakawiwili. Iisa ñga lamang ang ipinipintas ñg ilan, kung ang gayon ay maituturing na kapintasan: si Pepe'y hindi anak mayaman; walang mamanahin.

Sa kaniyang pagaaral sa Maynila ay doon lamang natitira sa bahay ñg isang amain na sa kanya'y kumukupkup. Oo na ñga't ang amaing ito'y mayaman, ñguni't hindi ang kayamanan noon ang magiging hiyas ni Pepe sa mata ñg tao.

Dahil sa kata'asan ñg ulo ni Pepe kaya si Mang Dado ay hindi nag-aalinlañgang siya'y papagaralin. Kung si Pepe ay dumunong at matanyag ay isa ring malaking kapurihan sa kanilang lipi. Si Mang Dado, kahit na hindi nakapagaral ñg malaki at ay marunong namang magpahalaga at manghinayang sa panahon. Mahal ni Pepe sa kaniya ang pagdiñgin at talagang kailan man ay hindi pababayaang hindi matuto. Ito ang kanyang ipinañgako sa kapatid na matanda bago iyon nalagutan ñg hiniñga, at ñgayong siya'y may salapi, hindi ñga maaaring si Pepe'y maging pangkaraniwan lamang lalaki.

Isang linggo na ñga lamang at ang ating binata'y babalik na sa Maynila. Nakatanggap na rin siya

ñg sulat ñg kaniyang amain na tumatawag sa kanya sa muling pagbalik. Kaya ñgayon, si Pepe'y lalong nagulol ang sigla ñg katawan, lalong naging malikot, bilang pahimakas sa kanyang bakasyon. Isang taon na naman ang pararaanin nang pagkausap sa makakapal na aklat, sa pagsusunog ñg kilay, kaya ñgayo'y buong lugod naman niyang nilalasap ang nalalabing araw ñg ligaya't aliw.

Nang ligaya't aliw? At sa piling nino?

Sa halamanan ñg Beata ay maraming bulaklak na sa puso ni Pepe'y sapat makaakit datapuwa't iisa lamang ang sinasamyuan niya ñg bañgo-ang Rosa Birgen.

Ang pamagat na «Rosa Birgen», kay Pepe'y siyang lalong tañgi sapagka't ito ang ipinalayaw ñg kanyang mga kaibigan sa isang binibining maganda, mayumi, maalindog na siyang kasuyuan ñg kanyang puso. Ang pañgalang «Rosa Birgen» ay nakamtan ñg dalaga sa mga paglalaro ñg «juego de prenda», at sapagka't bagay na bagay sa kanyang kahinkinan at kagandahan, kaya hindi na binago ñg marami hanggang sa boong Beata ay lalo siyang kilala sa taguring ito kay sa tunay na pañgalan.

Si Rosa Birgen ay isa riyan sa mga dalagang tubong lalawigan na may sariling iniiñgatang katañgian. May pihikang puso, may gintong pagugali, mahinhin ang kilos at mapañgarapin. Ang mabituing lañgit at magandang kaparañgan marahil, ang nagudiok sa dalaga upang maging masintahin sa «pintura», ang awitan ñg maiilap na ibon at lagaslas ñg mga batisan sa mga bulubundukin ñg tinubuang bayan naman, ang naghilig

sa kanya sa «música». Isang pusong mawilihin sa «arte» ay walang pagsalang puno ñg maririkit na haka at mga ginintuang pañgarap. Palibhasa'y ang isip ay nahuhubog sa pag hahañgad sa tuwituwi na nang kung alin ang maganda, maayos at kaakit-akit at mapanghalina, kaya naman ang buhay ay nagiging halimbawa ñg isang kalikasang puno ñg lambing, ñg alindog; lagi nang masasal ang tibok ñg puso at magiliw ang mga damdaming ibinabadha sa diwa ñg pihikang kalulowa.

Iyan ang dalagang sa puso ni Pepe'y bumihag. Ang mga unang simoy ñg pagibig ay buong lugod niyang dinadama sa piling ni Rosa Birgen Sa mga buháy na titig niyon ay isa isang namamasid niya ang pag bubukang liwayway ñg kanyang magandang kapalaran at sa kaayaayang mukha hinahanap ang matatamis na sandali ñg buhay. Ang mga ñgiti ñg dalaga, sa kay Pepe'y naghahandog ñg di masayod na kagalakan; waring mga bagong patak ñg hamog na nagbibigay kasiyahan sa kanyang uhaw na puso.

Si Pepe ay maligaya! Ñguni't ang kaligayahang ito'y isang linggo na lamang at mapaparam na muli. Siya'y isang taon na naman mawawalay sa piling ni Rosa Birgen. Isang taon na naman magkakatas ñg isip at mañguñgulila ang puso. Sa loob ñg isang taong ito ay isang baitang naman ang kanyang masasaluñgang akyatin na tuñgo sa ikapagtatapos sa pagaaral, ñguni't isang taon; isang taong hindi makita ang giliw na balintataw ñg kanyang mga mata, pañgarap ñg diwa, paraluman ñg buhay oh! mayhihigit pa kayang batahing gaya nito!

Datapuwa't pagtitiis ang kinakailañgan. Sa isang dakilang tungkulin ay dapat itabi ang mga baliw na hañgarin ñg puso. Ang pagibig, habang tinutustusan ang mga pita ay lalong nagiging mahiliñgin at kung mananatili ang sino man sa maya't mayang pagsunod ay mapipilitang lumakad sa daan ñg pagpapaubaya. Kinakailañgang masupil ñg pagiisip ang damdamin; kadalasan, ang damdami'y tuñgo sa pagwawasak, samantalang ang pagiisip ay sa pagbubuo, sa paglikha, sa pagyari. Sa pagiisip natatago ang lihim ñg tagumpay at sa damdamin nakukubli ang malalaking pagkabigho.

Si Pepe, kahit na bata ay marunong magpigil sa mga simbuyo ñg kanyang kalooban. Palibhasa'y may panghihinayang sa panahon, kaya ang panahon, sa kanya ay hindi nawawalan ñg kapararakan. Bukod pa sa pañgiñgilag at paninimbang sa amain, ay talagang niyari na sa kanyang kaloobang pilit itatagpos ang «carrera» kahit ano ang kasapitan.

Sapagkat kung siya'y agad maging abogado, ay lalo namang madadali ang pagiisang puso nila ni Rosa Birgen. Sa piling ñg kanyang giliw, siya ang pinakamaligaya sa lahat ñg tao, di lalo pa kaya kung ito'y maging kanya na ni minsa'y hindi mawalay sa kanyang paniñgin at pagmamahal?

Sila'y kapuwa mahilig sa «arte» at sa isang panig na kanilang magiging tahanan ay magtatayo sila ñg isang dambana ñg wagas na pagibig. Sa dambanang yaon nila ihahain ang mga puso, saka aawitin ang malalambing na taguri ñg paggiliw. Ang dambanang yao'y kanilang susuubin

ñg mabañgong kamanyang ñg pagsusuyuan at palalamutihan ñg sarisaring bulaklak ñg ligaya. Doon sila mananalañgin sa tuwing tutugtog ang batiñgaw sa hapon na nagaanyaya sa lahat na purihin at sambahin ang DIYOS sa lañgit. Doon sila hihiñgi ñg awa at pagkabuhay, at doon din nila ihahandog ang magiging buñga ñg kanilang magandang palad. Sa dambanang iyon magkasalo silang lalasap ñg aliw at iinom ñg mapait na luha ñg siphayo. At kahit ano ang mangyari sa kanilang kabuhayan, sa dambanang iyon sila magkayakap na magtitiis. Doon nila pasisimulan ang pagkakawang gawa at pagtulong sa kapuwa upang kanilang tamuhin ang pagpuri ñg marami. Doon at doon din nila ihahain ang lahat, maging putong ñg tagumpay ó tinik ñg aglahi. At sa mga huling tibok ñg kanilang iniiñgatang buhay, doon sila sabay na ibuburol at magkasamang tutugpa sa bayang payapa. Oh! kay tamis na pagmamahalan ang kanilang tatamuhin.



## II

## KUNG MAGPAALAMAN ANG MGA PUSO.

Gabi. Ang dati dating masayang lañgit ay nababalot ñg maiitim na ulap. Ang lupa'y sakbibi ñg katahimikan at ang mga anak-pawis ay nañgakapahiñga na sa kanikanilang tahanan. Ang mga huling higing ñg ikawalo na tinugtog ñg malaking batiñgaw sa simbahan ñg Beata ay inot-inot napapawi sa malayo, sa mga lansañga'y paminsanminsan naririnig ang tahula't hagulhol ñg mga aso at ang dagunot ñg mga sasakyan.

Sa gabing yaong binalot ñg dilim ay nagpapaalaman ang dalawang puso; si Pepe at si Rosa. Sa kinabukasa'y luluwas na ang binata at isang taon na namang sila'y hindi magkikita.

Si Rosa Birgen noo'y larawang mistula ñg isang diwatang nalulungkot; nañgiñgilid ang luha sa mga mata at ang kanang pisñgi'y sapupo ñg palad. Nakatuñgo sa ibaba at mahinahong nakikinig ñg mga pañguñgusap ñg kanyang iniibig. Kung minsan ay marahang sumasagot o nagbubuntong-hiniñga ñg malalim. Waring walang pagsidlan ñg kapanglawan ang kanyang mapagbatang puso; waring ang

dibdib ay mawawalat dahil sa pagsisikip ñg kanyang paghiñga. At ang binatang umaaliw ay patuloy sa kanyang pagsasalita:

—Giliw ko! Oo, umasa ka! Isang taon akong mawawalay sa iyong piling, ñgunit isang taon kang mabubuhay sa aking alaala. Inaakala mo kayang ang kalayuan ñg Maynila ay sapat makapaghiwalay ñg ating mga puso? Ako'y malayo, tunay na ñga, yao'y hindi magiging daan ñg sa iyo'y aking paglimot. Hindi! Makalilibong hindi! Mabubuhay ka sa aking gunita, oh! masanghayang bulaklak ñg aking mga mithiin! Kung ano ang naging libañgan ko noong mga nakaraang taon ay siya ko ring gagawin sa darating. Sa harap ñg larawan mo, doon ititititik ang mga banal kong damdamin, at sa liham ibubuhos ang aking boong pagibig. Doon ko itatala ang aking mañga hirap; isa isang babasahin ñg marahan at ituturing kong ikaw'y nakikinig. Ano? Hindi ako maaaring mapanglaw sa pañguñgulila sapagkat sa aking gunita, ikaw'y aking tatawagin.

—At ako ang putol ni Rosa Birgen,—ako ay magpapatuloy ñg paghihintay sa iyong pagdating. Isang taong singkad na di kita makikita at isang taon sa akin ay mapapawi ang tamis ñg kabuhayan. Sana'y ibig kong huwag ka nang umalis; sana'y ibig kong manatili ka rito sa aking tabi na gaya ñgayon, ñguni't....hindi! hindi kita pipigilin. Ang isang babaeng gaya ko, kaylan ma'y matiisin; ligaya ko'y hahamakin sa iyong ikadadakila. Nilalang ka upang maging tañgi at nang sa gayo'y ikaw'y aking sambahin.

—Sambahin mo ako? Oh! Malikmata ñg pa-

ñgarap! Panong sasamba ka sa akin gayong ikaw ang Birgen kong tinatawagtawag? Nais ko ñgang dumakila at nang sa iyo'y maging marapat. Ikaw ang aking paraluman; nang dahil sa iyo'y nagiibayo ang tiyaga ko at sipag. Maniwala ka ñga sa akin!

—May ibang bagay pa ñga ba akong magagawa kung hindi ang ikaw ay paniwalaan? Sa pananalig ko naroroon ang aking pag-asa. Kahimanawari'y huwag mo rin akong paluhain sa darating na panahon!

—Paluhain kita? Oo, matamis ang luha ñg babae lalo na kung iniuukol sa isang tapat na paggiliw, ñgunit kung ang magiging sanhi ay ang pagkaunsiami ñg kanyang pag-asa, sa gayo'y mapait, mapait na mapait; kasing pait ñg makamandag na lason, marahil ñg kamatayan. Ah! Maaari ñga kayang ikaw'y aking paluhain? Kung ikaw'y luluha, magdidilim sa akin ang masayang lañgit ñg aking pag-asa, mapaparam sa akin ang aliw ñg kalulowa. Kung ikaw'y luluha, malilipos ako ñg dalita't sakit at ang kabuhaya'y papanawan ñg ligaya. Ah! Hindi! Hindi ako magiging sanhi ñg iyong pagluha! Isinusumpa ko!

—Di lalong salamat! Mano na ñga lamang na ang giliw ñgayo'y giliw ko rin bukas! Datapuwa't ako'y nagaalinlañgan; waring may lambong ñg kapanglawan na sa aki'y bumabalot. Inaakala kong.....

Natigilan ang dalaga. Hindi niya mapagwari ang mga gunitaing sumusurot sa kanyang gunamgunam. Maluwat na di nakaimik hanggang ang binata'y napilitang magtanong:

—Ano iyon? Ano ang ibig mong sabihin?

Bakit hindi bigyang laya ang tibok ñg iyong puso? Hindi ba't ang pagtatapatan ang sagisag ñg magsingirog? Ano iyon, pagsabi na Rosa Birgen!

—Wala naman. Inaakala ko lamang na iba ang uri ñg kinabukasan. Ang iyong hinaharap ay buong ningning kong nakikita. Ah! Nasisilaw ako ñg pagmamasid! Nababalot ka ñg liwanag. Nagsalasalabat ang huni ñg pakakak na ipinagbabansag ang iyong pagdating. Nakasakay ka sa isang magandang «carrosa» na hila ñg mapuputing kabayo. Nakatoga ka ñg itim at sa iyong ulo'y taglay ang putong ñg tagumpay. Kipkip mo ang isang makapal na aklat at hawag ang isang gintong panitik. Ang iyong dinadaana'y sinabugan ñg mga masanghayang bulaklak at sa iyong likura'y hindi magkamayaw ang tugtugan ñg músika. «Mabuhay si ¡José Pérez, ang dakilang mangbabatas!« Mabuhay! mabuhay!—iyan ang buong galak na bati sa iyo ñg lahat at ikaw nama'y nakañgiting yumuyuko sa kaliwa't kanan. Ako'y naroroon sa isang tabi at tahimik na nanonood; sa gayong kagalaka'y nakikiisang tibok ang aking puso, umaapaw ang aking dibdib sa tuwa at waring napapataas sa lupa kong tinatapakan. Sa aking kinalalagya'y di mo ako makikita, marahil ay di man lamang pupuklan kahit na ñg isang maalab mong titig. Makararaan ka, magpapatuloy ka, malalayo ka ñg malayo hanggang hindi na kita makita, at akong iyong naiwa'y mapapagisa na sa pañguñgulila. Ano, hindi ba?

—Ah! Hindi ñga! Sa aking pagdating ay malalarawan sa mukha ang kagalaka't hapis. Hindi

magiging sapat ang pagdiriwang na iyong binanggit upang ako'y lumigaya. Sa magkabilang dako'y palalaganapin ang aking panin̄gin; mayroon akong hinahahap na hindi makita sa gitna n̄g mga tao. Ah! Nagkakamali n̄ga ako. Dahil sa kanyang kahinhinan ay hindi makikisalamuha sa marami. At igagawi ko sa dako pa roon ang aking titig. Hayon! Biglang makikintal sa mukha ko ang larawan n̄g ligaya! Hayon! Maliksi akong bababa sa «carro» at patakbong sa kanya'y lalapit. Siya'y aking papangkuhin at ilalagay sa sasakyan at sa gitna n̄g karamihan ay ipuputong ko sa kanyang magandang ulo ang mga oliba't laurel. Pagkatapos ay itataas ko ang aking mga bisig at saka malakas na magwiwika. «Mga kababayan! Magmasid kayo sa reyna n̄g kagandahan; sa diwata n̄g ating lahi; sa larawan n̄g Filipinas; sa pag asa n̄g Inang Bayan.» Lalong magiibayo ang kagalakan n̄g lahat at sila'y sasagot n̄g dimagkamayaw. «Mabuhay! Mabuhay si Rosa Birgen; ang dalagang matimtiman!»

Napan̄giti ang binibini at si Pepe ay tumawa. Anong mga pan̄garap itong kanilang inaalaala?

Sandaling nagkatigilan at nagsipagtanong sa sarili kung ang gayong mga haka'y maaaring maging tunay. Nanagano ang ligayang nagtaboy sa dalamhati; nagtitigan n̄g boong pagirog at nagn̄gitian ang mga labi.

—Hindi! hindi n̄ga kita malilimot ang patuloy n̄g binata.—Ikaw ang magiging mabisang pangdubdub sa aking pagaaral. Ikaw ang magtuturo n̄g landasin sa aking ikatatan̄gi; magiging maningning na tanglaw sa aking paglakad sa ma-

lawak na parang ñg kabuhayan. At kung sumapit na ako sa tuktok ñg aking dakilang mithiin, mula roo'y ihahagis sa iyo ang mga bulaklak ñg aking tagumpay; doo'y ipagtatayo kita ñg isang «trono» at alipin mo ako hanggang nabubuhay.

—At ikaw'y magiging isang magiting na manananggol. Magtatayo ka ñg bufete sa malaking bayan ñg Maynila. Sa iyong tahana'y magpapanik manaog ang mga tao. Parang ulan ang pag buhos ñg mga paanyaya. Magiging kilala ka sa mga tanyag na lipunan at masipag na kasapi ñg mga malalaking klub. Walang pararaaning sayawan na hindi mo dadaluhan at doon mo makakasalamuha ang iyong mga kaibiga't kakilala. Doo'y maraming dalagang magaganda, maiinam ang suot na damit, batbat ñg hiyas ang katawan, mabañgo at sanay sa magiliw na pakikipagusap. Mamamalikmata ka, malalañgo ka sa kagalakan, mañgañgarap ka sa sayawan at ang iyong dilidili'y ipaiilanglang ñg músika sa itaas ñg himpapawid. Ikaw ay sasayaw ñg «waltz,» susundan mo ñg «one-step» at saka ñg «fox-trot» at hindi mo mararanasan ang pagod sa iyong inikitikit.

—At pagkatapos, pagkatapos—ang biglang putol ni Pepe.

—Hintay ka. Pabayaan mo akong magpatuloy —ang pakli ni Rosa Birgen.—At pagkatapos, pagkatapos ay magiliw kang makikipagulayaw sa iyong kapareha; papaypayan mo ñg abaniko ang pawisan niyang batok, makikiusap ka ñg marahan na kumikinig ang boses, susumpa ka, sasaksihin ang lañgit at mga bituin at ang balitang manananggol ay magiging talisuyong lingkod ñg pi-

nakamagandang dalaga. Malilimutan mo ang nasasamalayong naghihintay, marahil ay ni minsa'y hindi na sasagi sa iyong gunita, hanggang ang kaawaawang si Rosa Birgen ay patuluyang mapaparam sa iyong alaala.

Naghinto ang nagsasalita, at nalaglag ang luha sa kanyang mga mata. Kung kanyang dilidilihi'y ganito ñga yata ang magiging hangga ñg kanyang pag-ibig. Ang kanyang giliw ay tuñgo sa pagkakatanyag samantalang siya'y maiiwang nakakubli sa isang maliit na bayan. Matututuhan pa kaya niya ang magbalik?

—Nguni't yumao ka rin ang kanyang malumbay na patuloy.—Hindi ang isang gaya ko ang magiging hadlang sa iyong pagsulong. Itanim mo sa puso ang matibay na pananalig sa iyong kakayahan. Kahit na ang iyong magiging katañgian ay siyang daan ñg paglayo sa akin, maano ang magkagayon? Mayroon baga akong hindi mapagtitiisan kung ikaw ang dahil? Una muna ang iyong sariling kagalingan bago ang pagiging tunay ñg aking mithiin.....

Kay gagandang mga damdaming bulaklak ñg mapañgaraping puso ñg babae! Kay sasarap na mga pañguñgusap na buñga ñg walang duñgis na pagibig! Kay tamis na alindog ñg kalulowang puspos ñg kalinisan; walang pagiimbot; walang pangsariling hañgarin. Ang lahat ay sa binatang minamahal, sa lalaking ginigiliw. Anong tamis na pag-irog!

At ganyan ang dalagang salamin ñg kalinisan. Makita ang giliw sa tugatug ñg kapurihan na tatanghalin ñg marami, sa kanya'y iyan ang gloria

sa ibabaw ñg lupa kahit na mapain sa pañganib ang kanyang ililigaya. Ang karamihan ñg pagibig ñg mga babae'y mapagimbot at mapagmataas, ñgunit ang sa kay Rosa Birgen ay kaiba—mapagbigay, mapagpaumanhin at walang bahid paghahañgad ñg sariling kabutihan. Ang tibukin ñg puso'y siyang salaysayin ñg mga labi; hindi marunong magkubli, hindi nagaaral magsinuñgaling. At mapapalad ang gayong mga babae sapagkat sa kanila ang biyaya ñg katalagahan. Sa kanila ipinalalasap ñg Lumikha ang tamis ñg kabuhayan. Sa kanila'y walang saro ñg hinagpis at tinik ñg siphayo. Ang pagbubukang liwayway ay kasingganda ñg dapit hapon; walang ulap ñg linggatong at aglahi ñg masamang kapalaran. Palibhasa'y hindi mapagmataas kung mañgusap, kaya hindi nabibigo ang pagasa; sila ang pinipintuho ñg mga lalaki at sa kanilang harap ang mga ito'y lubos na alipin. Sa kanilang mga kanduñgan inilalapag ang lahat ñg kayamanan at kahit na kaharian ang hawak, sila ang pinapagaari. Sila ang timbulan ñg mga bayan at pagasa ñg sangkatauhan.

Nang mga sumandaling yaon si Pepe'y naging maliit sa harap ni Rosa Birgen. Lalong pinagtibay ang sumpa at pinagibayo ang pag-giliw. Makakikita pa kaya ñg isang dalagang gaya nito? Kaya nagsalitang muli na hawak sa kamay ang puso;

—Kung ako'y maging manananggol na, dito'y agad akong babalik. Tayo'y magiisang palad sa simbahan ñg Beata. Sa gilid ñg isang burol magtatayo ñg tahanan, sa gitna ñg mga kahoy at sa tabi ñg batisan. Tayo'y magkasamang manuod

ñg pagbubukang liwayway at magkatabing tutunghay sa paglubog niyong araw. Sa gabi'y tutugtug ka ñg piano samantalang ako nama'y nakasandal at hawak sa kamay ang isang pahayagan. Aawit ka nang marahan at ako'y makakatulog, gigisiñgin mo ako at tayo'y magpapahiñga. Araw araw, tayo'y magkasalong kakain sa isang pinggan at iinom ñg malinaw na tubig sa iisang baso. Maligaya tayong mamumuhay ñg walang anomang bagabag, hindi dadalawin ñg lungkot ang ating mga buhay. Doon ipañgañganak ang buñga ñg ating pag-ibig at saka tayo aawit na puspos ñg kagalakan. Oh! Anong pagkatamis yata!

—Maaari baga ang gayon? At ang iyong mga tungkulin? Paanong ipananalo ang iyong mga usapin? Ha! Paano?

—Bahala na.

—Bahala raw! Nakita mo ná? Di ñgayon pa lamang ay nagkakalaban na ang iyong mga sinabi?

Ang binata ay nahuli at hindi na nagmatuwid kahit na isang kataga. Lumalalim na ang gabi na dapat ipagpahiñga. Ibig pa ñga sana niyang manatili sa piling ni Rosa Birgen ñgunit nararapat namang siya'y umalis na. Kaya siya ay nagtindig at tinuñgo ang hagdanan, sa pintuan ay huminto at minsan pang nagpaalam.

—Aalis na ako—ang marahan niyang wika.—Ang pabaon mo'y akin na; halika ho! aking giliw!

.............................................

Ang dalaga'y hindi nakaimik. Ang pabaong hinihiñgi'y katimbang ñg kanyang kabuhayan. Ñgunit gayon ma'y kanya ring iginawad at noon

di'y minsan pang nagdoop ang kanilang mga labi. Sa kanilang nagiibigan ñg tunay ang halik ñg pagmamahal ay siyang mahigpit na susi ñg pagsusuyuang hindi magmamaliw. Nang makaraan.... nang makaraan na, si Rosa'y nagsalitang ang boses ay nañgiñginig.

—Ang pabaon ay puri; siyang tañging kayamanan ñg isang mahinang babae. Lumigaya ka nawa!

Isa pang saglit ang nakaraan at sila'y pinaghiwalay ñg kadiliman ñg gabi. Si Pepe'y lumakad na waring may pataw ang mga paa; si Rosa Birge'y naiwan sa sinapupunan ñg matingkalang kalumbayan. Kay panglaw na paghihiwalay!



* * * * * * * * * * * * * * * * * * * * * * * * *

## III

## PAGMUMULAT ÑG ISIP.

Sumapit si Pepe sa Maynila ñg maluwalhati. Panibagong sigla ñg katawan ang naipasalubong sa kanyang pagaaral. Sa pagkabakasyong mayroong dalawang buwan, gumaan ang kanyang puso at nanariwa ang pagiisip.

Kung sakali ma't madalas dumalaw ang larawan ni Rosa Birgen sa kanyang alaala na siyang nagiging sanhi ñg kung minsa'y pagpapasyal sa Hardin Botaniko o kaya'y sa Luneta upang siya'y magaliw, at di naman nagiging sagabal ang gayon, sa kanyang masigasig na pagbabasa ñg mga leksiyon. Ito'y nakabubuti pa ñga, ayon sa kanyang paniniwala, sapagka't, higit kailan man, ñgayo'y lalo niyang napapagbuti at napapagibayo ang sipag at tiyaga upang agad makamtan ang magiging ganting-pala ñg kanyang pagpupuyat at nang mapatotohanan na niya ang mga sumpang inulit-ulit sa harap ñg babaeng inaalayan ñg tapat na pagsuyo.

Pinagsumikapan niyang umulat ang pagiisip sa mga bagaybagay na sa kanya'y nakaliligid. Hindi dapat na siya'y mabuhay sa gitna ñg isang

bayanang tao na tulad lamang sa isang palamuti na wala namang nagiging kapakinabañgan ang mayari. Kung ang lahat ñg kanyang pagsusumakit sa ikatututo ay upang magkaroon lamang ñg isang mahalagang hiyas ang kanyang pagkatao, sa gayo'y lalong magaling na manatili siya sa lalawigan, magalaga ñg hayop sa bukid, magbungkal ñg mayamang lupa at sa kaparaanang ito'y makatutulong pa siya ñg pagpapagaan sa kabuhayan ñg kanyang bayan.

Ang tao'y hindi nabubuhay sa kanyang sarili. Kung tunay ñgang siya'y isang maliit na bahagi ñg kanyang bayan, sa bayang iyan dapat niyang ilaan ang kaniyang pagsusumakit. Maaaring siya'y matulad lamang sa isang patak ñg tubig sa kalawakan ñg isang dagat, na sa sarili'y ni hindi sapat makita, ñgunit kung ang mga patak na iya'y magkasamasama ay lumilikha ñg malalaking alon, kung minsa'y nagiging matataas na daluyong na nañgagbabañgon sa kalawakan at naghahanap ñg mga sasakyang malalamon, kung minsa'y maging matutuling baha na sumasampa sa lupa at nagwawasak ñg mga lalong malalaking bayan.

Samakatuwid, dapat siyang makiisa sa marami. Ang nananatili sa sarili ay hindi nagkakaroon ñg kahalagahan, ñgunit ang nakikisapi sa mga kasama ay kadalasang malaki ang naitutulong.

At sa pakikisaping ito ay makikilala naman niya ang tunay na kalagayan ñg kanyang kinamulatang lupa; ang mga hilig nito, ang paguugali, ang mga kailañgan at loobin, ang kasamaang naghahari at lunas, ang pamumuhay, ang pagsu-

sumakit at pagwawalang bahala ñg mga dapat magsitupad ñg kanilang mga tungkulin. Kailañgan niyang matarok ang mga suliraning bayan, ang lihim ñg pamamahala, ang kilusan ñg mga politiko, ang kakayahan ñg mga manghahalal, ang loobin ñg bayang hari, ang kaayusan ñg mga alituntuning sinusunod at ang kapakana't kasamaang ibubuñga ñg mga ginagawang kautusan niyong mga bihasang mangbabatas. Dapat niyang kilalanin ang pangkating nagtatapat sa bayang mangmang na kinasasaligan ñg kanyang pagasa. Dapat niyang imulat ang mga mata sa libolibong bagay na araw-araw'y nangyayari sa gitna ñg kanyang bayan, upang sa ganitong paraan, kung siya'y makatapos na at maging isang «hombre de profesion» ay walang alinlañgang mawika sa marami. «Hoy! Mga ginoo! Ito'y isang malaking kamalian! Iya'y isang hidwang paniniwala! Dapat magkaroon ñg pagbabago; dapat magiba ñg alituntunin.»

Si Pepe ñga'y napapanahon ñg pagbubukas ñg isip. Siya'y magiging manananggol at ang isang manananggol ay kinakailañgang maging isang taong bihasa. Ang kanyang kabihasnan ay hindi dapat iukol sa pagpaparami lamang ñg salapi sa pagkatas sa dugo ñg mga mahihirap, sa panggagaga sa mga pagaari ñg naghihikahos, upang sa gayo'y walang maging mahalaga sa kanya kung hindi ang pilak at matulad sa isang makamkam na mangduduwit na ikinaliligaya ang magbilang ñg kualta sa pagiisa at sa kalaliman ñg gabi. Hindi! Malayong malayo! Dapat na siya'y maging manananggol ñg katuiran, ñg katotohanan, ñg mga

api, ñg mga sinasalanta ñg linta ñg kapisanan! Dapat na siya'y maging manananggol ñg bayang maralita sapagkat doon kadalasan nananagumpay ang paghahariharian at pagyurak sa matuwid. Doon! doon siya iniukol ñg Maykapal upang maging manunubos ñg mga imbi at pagasa ñg mga mabababa, kaya doon siya dapat magtuñgo!

At sumpain nawa siya ñg panahon kung magkulang sa ganitong tungkulin! Dagsaan nawa siya ñg sapingsaping kasawian kung paakay siya sa bulag na pagiimbot ñg tao! Ipaglubugan nawa siya ñg katalagahan sa lalong kasakitsakit na kabuhayan kung siya'y maging limatik ñg kapisanan! Ang taong umaapi sa aba ay parang pumapatay ñg patay na, hindi gumagalang sa kanyang pagkatao, hindi sumusunod sa dakilang batas ñg Dios na nagtuturong ibigin ang kaniyang kapuwa, gaya ñg pagibig sa sarili. Kaya dapat siyang parusahan ñg isang makapangyarihang kamay na di niya makikita.

Sa batang puso ni Pepe'y tumitibok ang mga dakilang paguugali. Siya'y hindi magiging pataw na makapagpapabigat sa pasanin ñg kanyang mga kalahi, siya'y magiging isang di pangkaraniwang lakas na magpapagaan sa mga kahirapang dinadanas ñg kanyang tinubuang bayan. Oo ñga, buo na sa kanyang kalooban ang kanyang mga uugaliin sa hinaharap. Ayan ang darating na panahon na siyang magpapatunay!

Inatupag ñgang mabuti ni Pepe ang pagaaral. Ibig waring batakin ang panahon at nang siya'y makatapos na agad ñg kanyang karera. Sa Escuela de Derecho ay siya ang naging pinakama-

galing na bata. Tinitingnan ng mga paham na guro at kinasisilawan ng mga kaklase. Si Pepe ang pinapaghahawak nila ng mahahalagang tungkulin sa kanilang mga kapisanan, si Pepe ang tanungan sa gayon at ganitong bagay, siya ang nagpapaliwanag sa kanila ng mga nakalilitong kapitulo ng Codigo Civil at nagbabalita ng iba't ibang mga unang hatol ng mataas na Hukuman, na nababasa sa jurisprudencia. Sa colegio, siya'y kinikilalang isang bagong Cato, isang batang Daniel Webster.

Ang amain man ni Pepe ay humahanga rin sa kanyang pamangkin. Palibhasa'y si Mang Dado'y walang anak, kaya nabuhos kay Pepe ang kanyang boong pagmamahal, at kailan ma'y hindi pinababayaan na kapusin ito sa kanyang mga pangangailangan. Si Pepe'y ibinili ng maraming aklat, ipinagpagawa ng «escritorio» at mga maiinam na estante at buwanbuwan ay pinaglalaanan ng isang daang piso sa mga gugugulin sa pagkabinata. Gaano na iyon sa kanyamanan ni Mang Dado! Sa mga paupahang bahay lamang niya sa Maynila, bukod pa ang naglalakihang bukid sa lalawigan, ay hindi na niya nalalaman ang gagawin sa salapi, at ano nga ang isang daang piso na isusustento sa anak ng kanyang kapatid? Talagang ibigibig na sanang ibili si Pepe ng sariling automobil, napipigil nga lamang ng binata at sinasabi niyon na hindi pa bagay sa kanya sapagkat hindi pa titulado.

Patuloy nga ang mahusay na pamumuhay ng ating binata sa Maynila at sa boong kasiyahang loob. Kung siya'y dinadalaw ng kalungkutan da-

hil sa di pagkakita koy Rosa Birgen, ang mga sulat naman niyon ang sa kanya'y umaaliw.

«Magtiis ka gaya ñg pagtitiis ko—ang madalas sabihin sa liham.—Pahalagahan mo ang iyong sarili at huwag akong pagalalahanin. Kung ikaw ma'y nagkukulang sa akin ay dapat ka namang magpakalabis sa pagaaral. Alalahanin mong mayroon kang bayang naghihintay ñg iyong pagtulong.»

Ang mga pañguñgusap na ito'y itinanim ni Pepe sa ubod ñg kanyang puso. Kay tataas na mga damdamin ni Rosa Birgen—ang kanyang madalas na masabi sa sarili. Bihibihira ang gayong babae; sa isang libo marahil ay isa lamang ang kanyang makikita.

Kaya sa masigasig na pagaaral ni Pepe, dalawang bagay lamang ang kanyang pinaglalaanan—si Rosa Birgen at ang kanyang bayan. Sa dalawang ito napipisan ang kanyang boong pagkatao—sa una niya inilalaan ang kanyang puso, sa pañgalawa ang lahat niyang kakayahan upang siya'y makapaglingkod ñg boong pagsisikap.

At bibihira ang mga binatang gaya ni Pepe. Palibhasa'y ang isip ay nahuhubog sa paghahañgad ñg kung alin ang mabuti dahil sa tuwituwi nang pagpapaalaala ñg isang mayuming pusong tapat kung umibig, bukod pa ang sinimpang marañgal na paguugali kaya si Pepe'y nagiging uliran ñg kanyang mga kabaro. At mapapalad ang mga gaya niya sapagkat sa kanila ipinagkakatiwala ñg marami ang kanilang mga pananalig. Ang sabihin nila'y mahahalaga, hindi nababali, walang sumasalangsang. Palibhasa'y hindi nasusubukan ñg paglililo, hindi marunong mangdaya,

kaya ang lahat ay dumadakila sa kanila, sila ang nagiging tanuñgan, nagiging timbulan sa mga bagabag at upang makaganti ñg utang na loob sila ang isinasatugatog ñg pagkamarañgal at kadakilaan sa harap ñg bayan, sa harap ñg lahat.



IV

## JOSÉ PÉRES, MANANANGGOL.

Nagdaan ang mga araw; mga araw na wari'y isang pañgarap lamang kung gugunitain. Ang pagsulong ay nagtaglay ñg mga malalaking kabaguhan na inihahabilin ñg tumatandang panahon.

At si Pepeng kahapo'y isang tagong «estudiante» ay may pamagat nang «José Pérez, Manananggol.» Sa Escolta natatayo ang bufete na palaging pinapanhik ñg mga tao. Hindi na siya gaya noong dating laging malikot ang katawan, laging masalita at tuituina'y nakañgiti. Ñgayon, siya'y isang taon nañgañganinag sa mukha ang katalinuhan at matataas na pagkukuro, kung mañgusap ay puno ñg kaayusan at idinidiin pa ang mga katagang may ibig sabihin. Iba na ang anyo ñg mga kilos; kung nakakakita nang sinsay sa kagustuhan ay iñginuñgutu ang noo, kung nakamamasid naman ñg ayon sa ibig ay ñgumiñgiti ñg bahagya ang mga labi ó dili kaya'y tumatañgo ñg tañgong pagsangayon.

Kaya ang kanyang mga nagiging panauhin ay kinakikitaan ñg pagpipitagan. Bata ñga si Pepe

sa pagmumukha ñgunit ang mukhang yaon ay nagudyok sa nanonood ñg paggalang al pañgiñgimi. Lalo ña kung ilaganap nila ang kanilang titig sa paligidligid ñg bufete na sa mga tabi'y nasasalansan ang makakapal na aklat, wala silang naibubulong sa sarili kung hindi, «Ito'y magaling na abogado».

Sukat na sa wikang «magaling» upang si Pepe'y magkaroon ñg isang tanyag na pañgalan. Ang makaharap, sa kanilang pagalis ay taglay ang mga pagpuri at matutunog na balita kaya ang binata'y nabantog sa madaling panahon kahit na siya'y walang kaalaman sa gayong kabantugan.

At ang kaakbay nito'y ang pakikipagkaibigan ñg marami. Ang dalagang pagalayan ni Pepe ñg kanyang mga pagpuri ay ikinadadañgal ñg labis at labis maging siya'y mayaman ó mahirap. Sa kay Pepe'y puno ñg linis ang kanilang iniaalay na ñgiti, puno ñg lambing ang ipinupukol na titig. Kung napapagunawa lamang nilang ang binata'y bihag ñg ibang pag-ibig.....marahil ay magpupumilit makarating sa Beata upang makita ang magandang bulaklak parang na sa puso ni Pepe'y siyang namamayani.

Siya'y hindi nawawala sa malalaking sayawan; sa Klub Nacionalista, sa Hotel de Francia sa Ayuntamiento, sa Malakanyang, sa Tiro el Blanco, sa Philippine Columbian at iba pa; mga sayawang dinadaluhan ñg mga lalong tanyag na mayayaman sa Maynila. Palibhasa'y siya ang kinikilala ñg lahat na magmamana ñg kimpalkimpal na kayamanan ñg amaing mañgañgalakal, bukod

pa ang kanyang sariling kabantugan, kaya sa lalong matataas na paglilipon, siya'y may sariling itinañging uri.

Ang nagkakapatongpatong na usapin sa mesa ñg batang manananggol, ang pakikialam sa mga kayamanan ñg matandang amain, ang di maiiwasang pagdalo sa mga sosyedad at ang ibat iba pang hinahawakang tungkulin sa mga kapisanang kinasasapian, ay tunay na hindi magbigay sa kanya ñg kapahiñgahan at hindi nakasasapat ang maghapon.

Si Pepe'y isang taong abala. Ang walang lubay na pagbungkal ñg mga batas arawaraw ay hinahalinhan na lamang ñg pagpapasyal sa gabi. Ang laging hantuñgan ñg kanyang mga paa ay yaong mga bahay na malalaki, na magmula sa ibaba ay alfombra na ang tatapakan ñg isang aakyat; sa sala ay may nakatayong piano at may nagtutugtugang mga dalaga na sa kanya'y nagpapasalubong ñg mga kaayaayang ñgiti. Sa karamihan ñg kanyang mga kaibigan ay walang itulak kabigin tuwing makahapon kung sino ang kanyang pagpaparaanan ñg panahon at paghahabilinan ñg pagod. Sa Malate'y naroon ang magandang si Chedeng na napakainam sumayaw ñg «one-step» at «fox-trot» palibhasa'y dikit; sa loob ñg Maynila ay si Anday na magaling tumugtog ñg piano at mainam magkanta; sa Tundo ay si Fely na pirmeng may masasarap na matamis na sa kanya' ipinakakain; sa Avenida Rizal ay si Mameng na may mapupuñgay na mata at mapupulang pisñgi at kung sino-sino pang mga piling bulaklak sa halamanan ñg Maynila. Silang

lahat ay may sarisaring panghalina sa kalooban ni Pepe, palibhasa'y silang lahat ay magaganda.

Samantalang ang binata nati'y patuloy ñg paglasap ñg matatamis na alo ñg buhay sa malaking bayan, si Rosa Birgen nama'y patuloy rin ñg paghihintay sa Beata. Ang tahimik na anyo ñg kanilang tahanan at ang dati't dating gawain araw-araw ay naguudyok sa kanyang pagiisa upang siya ay magisip. Kung minsa'y kalong ñg magagandang gunitain ang diwa, ñgunit kadalasa'y yapos ñg maiitim na guniguni ang puso. Siya'y patuloy na nabubuhay sa isang maliit na bayan, malayo sa giliw na hantuñgan ñg dilidili, sa giliw na ñgayo'y pinagaaralan na ang gawang paglimot. Ni liham man lamang ay di na siya nakatatanggap at ang mañgilanñgilang balita ay sa mukha lamang ñg pahayagan pinupulot. Kaawa-awang Rosa Birgen! At kung mamamasid pa marahil ñg kanyang mga paniñgin ang katañgian ni Pepe, lalo nang magtitibay ang kanyang paniniwala na sa ñgayo'y mayroong isang malawak na dagat na napapagitan sa kanilang mga kabuhayan. Ang maningning na araw na namamanaag ay hindi dapat iagapay sa isang uundapundap na bituin na lagi nang tinatakban ñg maiitim na ulap.

Si Rosa Birgen ñga'y lagi nang sakbibi ñg mga pagluha. Ang kanyang pusong malinis na ipinagkatiwala sa isang «estudianteng maralita» ay di na yata maaaring tumunton pa ñg pag-ibig ñg isang «balitang manananggol». Lalo na kung magunita na si Pepe ang napupusuan sa lalawigan upang sa darating na halalan ay gawing kinatawan, lalong nangliliit ang kanyang maliit na

pagkatao. Marapat na kaya siya sa paniñgin ni Pepe? Siya kaya'y nababagay sa isang ñgayo'y mayaman na? Ang kanya-kayang kakulañgan ñg pagkapagaral ay maaaring iagapay sa katalinuhan ñg giliw? Siya'y mahinhin kung gumayak; lagi lamang nakatapis sa harap, nakapanyo ñg Baliwag, hindi rin nagbubutitos. Sa Beata'y wala ang modang kinagigiliwan sa Maynila at kung mayroon man ay siya naman ang walang ikasusunod. Sa Beata, ang maganda ay maganda at ang pañgit ay pañgit. Si Rosa Birge'y lalong maganda sa kanyang pagkamahinhin ñgunit kanyang nababatid na ang gayong kahinhinan ay hindi angkop sa lakad ñg panahon, sa hilig ñg tao. At lalo na kay Pepeng laging taga-panood nğ matataas na lipunan. Doon ang mğa dalaga'y maiinam magsibihis, mababango ang katawan, batbat nğ nagkikislapkislapang alahas ang liig at mğa daliri, ang taiñga at dibdib, maiinam magsisayaw at sana'y sa pinagaralang mainam na pakikipagusap. Sa gayong mğa kasayahan si Pepe'y madalas maglibang. Doon niya hinahanap ang aliw nğ puso, doon binibigyang laya ang hilig nğ kabataan. Sa kanya'y bukas ang bisig nğ kahit sinong tanyag at magiting, nğ kahit sinong mayama't may matataas na tungkulin sa pamahalaan, at maaari nğa kayang hindi siya mawili at malimutan na ang dating kasuyosuyo?

Isa ñgang hiwagang napakalaki para kay Rosa Birgen kung ang kanyang giliw ay magunita pa ang pagbalik sa Beata. Ang Beata'y bakasan nğ kahapong nalimot, samantalang ang Maynila'y pugad nğ hinaharap na kulay rosas. Paano nğang

sasagi pa sa gunita ni Pepe ang kanyang nañgungulilang giliw?

Kaya ang kaawaawang dalaga'y inotinot pinapanawan ng̃ pagasa. Mula sa kanluran ng̃ kanyang palad ay naghihingalong lumulubog ang mg̃a huling sinag ng̃ kanyang naglahong pagibig. Si Pepe ng̃ kanyang kalulowa ay patuloy nang pagtaas sa hindi niya maabot ng̃ titig; sa gayong kagitingan ay kailang̃an ang isang dakilang pagibig at ang isang dakilang pagibig ay hindi nakikita sa piling ng̃ kahirapan.....

Si Rosa Birhe'y madalas tumañgis. Tumatangis ang dalaga dahil sa kanyang napariwarang pagibig. Sa kanyang sarili'y wala nang tañging kayamanan kung hindi ang isang tunay na paggiliw at ang kayamanan pa namang yaon ang pumapanaw sa kanyang titig. Ang giliw na sumaksi ng̃ lalong mg̃a dakilang sumpa ay patuloy ng̃ paglimot; wala na sa bulaklak bukid na puno ng̃ kalinisan ang gunita, at napipisang lahat sa iba ibang bulaklak sa halamanan ng̃ malaking bayan na may ibaibang hugis at kulay, sa mg̃a bulaklak na dahil sa kanilang kabang̃uhan, kaypala'y marami na ang sumamyo.

Sa dalagang namamanglaw, ang bawa't isang sumandali'y nagiging isang putong ng̃ hirap sa kanyang ipagtitiis. Kanyang madalas magunita ang pañgungusap niya noong araw na sila'y magpaalaman kaya ng̃ayon, siya'y laang magalay ng̃ ano mang paghahain sa dambana ng̃ kanyang naunsiaming pagasa. Si Pepe'y nakalimot at lumilimot; kung gayon, makapagpapatuloy siya ng̃ paglimot. Si Rosa Birhe'y nakalaang magtiis at talagang magtitiis.

Ganyan ang itinuturo nğ kanyang pihikang pag-uugali. Siya ay umibig at inibig; siya'y umiibig at nilimot. Kung gayo'y laan siyang manatili sa pagkadalaga. Minsang nabigo ang kanyang pagasa at ito'y sapat na upang siya'y huwag ang umasa pa sa alin pa mang sumpa nğ lalaki. May napagbigyan na siya nğ kanyang puso kaya wala nang pusong mailalaan pa sa ibang pagibig.

At...hanggang dian na lamang hahanga ang kanyang sawing kapalaran. Ang kanyang mğa talulot na nğayo'y sariwa pa ay nalalagas na isa-isa sa tangkay nğ pagkadalaga. Hindi siya papipitas kahit kanğino upang ilagay sa tapat nğ kaniyang dibdib at ipadama ang tibok nğ puso; hindi na, oo, hinding hindi. Siya'y magiisang haharap sa malalakas na dagunot nğ ihip nğ hangin, siya'y magiisang makikibaka sa napakainit na sikat nğ araw, at kung sakali't siya'y wala nang lakas upang makipagtunggali sa atas nğ lisyang kapalaran, sa gayo'y siya'y magyuyuko nğ ulo dahandahang lalawit sa lupa upang matabunan nğ alabok at sa mğa huling sandali nğ buhay ay makaasang sa ibabaw nğ kanyang libinğa'y matititik ang mğa salitang, «Dito nalalagak ang bangkay nğ isang babaeng miminsan lamang kung umibig».



## V

# PANIBAGONG PAGIBIG ÑG PUSO.

Pumasok ang masayang buwan ng̃ Nobiembre. Sa Maynila'y magkabikabila ang sayawan. Waring binibigyang laya ng̃ mg̃a kawal ni Terpsicore ang kanilang hilig bilang pagpapaalam sa yumayaong taon.

«Ang buhay ay isang pang̃arap»—ang wika ni Longfellow, at dahil sa kadalian, kaya ang tao'y gayon na lamang kung magtalik ng̃ ligaya. Sa sayawa'y nawawala ang pagod, nalilimutan ang mg̃a mahihigpit na pananagutan, kaya sa sayawan ang tung̃o ng̃ lahat, maging mahirap, maging mayaman, maging sino mang anak ng̃ tao.

Sa ganitong likas ng̃ panahon, ang ating magiting na manananggol ay di maaaring matang̃i. Lalo na kung tutunghayan ng̃ kanyang mg̃a paning̃in ang magarang paanyaya ng̃ magaanak na Gonzales sa Kiapo, di ng̃a maaaring siya'y manatili sa bahay sa Sabado ng̃ gabi.

Sa Sabado ng̃ gabi! Oo, hindi malilimutan iyan ni Pepe. Sa tahanan ng̃ mg̃a Gonzales ay kanyang makakaharap ang mg̃a piling familia sa boong Maynila. Isang malaking pagkukulang sa kanyang

sarili at sa kaibigang naganyaya kung doon, siya'y mawawala. Maaaring dumalo si Florita na noong nakaraang buwan ay kanyang nakilala sa isang sayawan ng̃ mg̃a Merrygold sa Malate. Si Florita! Ah! Si Florita 'ay isang masanghayang bulaklak na kinasasabikan ng̃ kanyang puso. Si Florita'y isang maningning na bituin na humahalina sa paning̃in ng̃ tao, si Florita'y isang buhay na larawan na iginuhit ni Angelo na nagaanyaya sa puso.

At sa una pa lamang pagtatama ng̃ kanilang mg̃a mata, ang binata'y nakadama ng̃ panibagong damdamin. Sa mg̃a maaamong titig ng̃ bagong diwata, si Pepe,y waring namamalikmata, lalo na kung ng̃iti ang mg̃a labi na ipinagkakabutas ng̃ dalawang pisng̃i. Ah! Talagang maganda ang binibining yaon! Si Pepeng pihikang mamili ay hindi makakita ng̃ kapintasan—lahat ay pagpuri at paghang̃a.

Nang mg̃a sandaling yaon, waring nakikita ng̃ binata ang larawan ng̃ dalaga. Sa kanya nakatitig at siya'y inaalayan ng̃ isang ng̃iting mapanghalina. Maaari ng̃a kayang siya'y hindi lumapit? Ah! Mangyari na ang mangyayari, siya'y dadaló sa sayawan sa Sabado ng̃ gabi!

Sa butas ng̃ kanyang chaquetilla'y maglalagay ng̃ isang buko ng̃ kamia. Ang bulaklak na ito'y siyang itinatang̃i ni Florita at walang pagsalang sila lamang dalawa ang magkakaroon ng̃ taglay. Ito'y isa ring paraan upang siya'y makatawag ng̃ pagpansin ng̃ dalaga.

***

Dumating ang Sabado ng̃ gabing pinakahintay-hintay ng̃ marami. Sa tahanan ng̃ mg̃a Gonzales ay

totoong maliwanag. Sukat ang magmasid sa ibaibang kulay ng̃ mg̃a ilaw upang ang nanonood ay magkaroon ng̃ kagalakan. Isama pa rito ang mg̃a kawiliwiling tugtugin ng̃ Orkesta Ylaya at ang nagsasalimbayang mg̃a dalaga't binata, paanong hindi magbabago ang tibok ng̃ puso at ang diwa'y itataas sa himpapawid ng̃ pang̃arap? Ang bulwaga'y puno na ng̃ tao. Makaitlo nang tumugtug ang orkesta—dalawang «one-step» at isa ng «fox-trot». At naroroon na rin si «Flor de Camia» at siyang pinaka reyna ng̃ sayawan palibhasa'y siyang sa paning̃in ng̃ marami ay pinakamaganda. Walang hindi nagyuyuko sa kanya ng̃ ulo, at sa mg̃a binata'y walang hindi nagnanasang siya'y makasayaw. Sa dibdib ay taglay rin ang isang kumpol na bulaklak na kanyang kinagigiliwan, at sa kanyang paligidligid ay wala nang minamasid kung sino sa mg̃a lalaki ang may taglay ng̃ kanyang sagisag. Walang pagsala't yaon ang magiging mapalad sa gabing yaon.

At nang magiika siyam ay lumitaw ang bayani. Waring isang Marteng bumaba sa lupa. «Si José Péres, ang kinatawan ng̃ diwang bata»—ang nawika ng̃ mg̃a nakakita sa kanikanilang sarili.

Ilan lamang saglit ang nakaraan at siya'y agad lumapit sa harap ni Florita. Malayo pa siya'y nakita na ng̃ dalaga, at hindi nalingid sa paning̃in nito ang taglay niyang kamia, kaya agad iniabot ang malambot niyang kamay at nagpasalubong ng̃ isang ng̃iting puno ng̃ alindog.

Si Pepe ay «popular». Mayroong mg̃a taong madaling humuli ng̃ kalooban at ang binata nati'y dito nabibilang. Ang bagay na ito'y alam ng̃

dalaga at siya man nama'y magaan din ang dugo sa ating manananggol

Tumugtog nĝ «one-step». Nagyukuan ang mĝa binatang kaharap nĝ binibini. Ito'y nagtindig at kumawit sa bisig nĝ bagong dating. Nĝinitian ni Pepe ang mĝa katabing binata, nĝunit napatanĝi ang inialay kay Fernando sapagkat nilakipan pa nang bahagyang yuko. Namula ang naiwan at sinundan sila nĝ titig. Hindi pa naisasayaw ni Fernando si «Flor de Camia» kaya gayon na lamang ang sigasig. Nĝuni't maghintay nĝ panibagong tugtog —ito ang kanya na lamang magagawa nĝayon.

Ang tugtog na Verdun ay sinasaliwan ni Pepe nĝ bulong. Umaapaw sa kagalakan ang kanyang puso at ipinaghehele nĝ musika ang kanyang diwa. Siya'y nanĝusap nĝ marahan at pinakikinggan naman nĝ nakanĝiting dalaga.

—Nakikita ba ninyo ang aking kamia?—ang kanyang magiliw na tanong.

—Nakikita ko kahit na maliit—ang tugon nĝ kanyang kasayaw.

—At sa kabila nĝ kanyang kaliitan, ibig pa waring mapagitna sa mĝa kumpol na nasasa inyong dibdib. Maaari kaya iyon?

—Pabayaan muna ninyong bumuka. Ang buko'y walang halimuyak at sayang kung hindi ninyo masasamyo ang kanyang kabanĝuhan. Hindi po ba?

—Sa wari ko po'y hindi. Sapat nang samyuin ko ang inyong mĝa tinataglay upang makapaniwala akong ang gabing ito'y mapapatanĝi sa akin. At saka ang buko ko'y kusang nakatikom sapagkat.... ibig baga ninyong maalaman kung bakit?

—Nalalaman ko po—ang masayang tugon ni

Florita. Ang buko'y nakatikom sapagkat pinitas ninyo nang wala pa sa panahon nang pamumukadkad. Ako kaya'y namamali?

—Ang buko po'y nakatikom sapagkat may itinatagong lihim!

—Ha! May itinatagong lihim ang buko nḡ inyong kamia? Nakapagtataka—at ang dalaga'y nagalay nḡ isang nanḡunḡusap na titig.

—Opo! May ipinaglilihim! At kung sa mḡa sandaling ito'y siya'y mamukadkad, tatanggapin kaya ninyo ang banḡo niyang ihahalimuyak?

Hindi nakatugon ang dalaga. Sa kanyang wala sa loob na pagsagot-sagot ay nalalapit pala sa silo. Sa ganitong mḡa salitaa'y matalas ang kanyang isip at humanap sa sarili nḡ magiging kasagutan.

—Ang banḡo nḡ kamia'y para sa lahat, gaya nḡ banḡo nḡ ibang bulaklak.

—Ang banḡo nḡ kamia'y para sa inyo lamang oh! masanghayang kamia nḡ aking mḡa panḡarap! —at sinundan niya nḡ ikit.

Naghinto ang orkesta. Nagpapagakpakan ang mḡa tao at muli na namang tinugtog ang Verdun.

—Makapagpapatuloy ba tayo?—ang tanong ni Pepe.

—Kayo ang masusunod—at muli pa silang nagsayaw.

—Nalalaman ba ninyo Florita na dapat akong huminḡi sa inyo nḡ tawad dahil sa pagkagamit nḡ inyong itinatanḡing bulaklak?

—Kay laking bagay! At kung magkakagayon, ang lahat nḡ gagamit nḡ kamia'y dapat kong patawarin.

—Ñgunit ako lamang ang mayroon sa gabing ito.

—Kaya kayo naman ang napapatangi.

Ang salitang ito'y may dalawang kahulugan. Napapatangi sa mga binata? Napapatangi kay Florita? At si Pepe'y agad sinalo ang natutungkol sa dalaga.

—Mula nga ngayon, ako'y magtataglay. Ang gabing ito'y nagtuturo sa akin na ang kamia'y dapat kong mahalin.

—Huwag at kayo'y magkakaroon ng pangalan. Tatawagin nila kayong «Caballero de Camia». Ako'y tinatawag nilang «Flor de Camia»; paglalakipin ang ating mga pangalan at hindi baga ninyo daramdamin?

—Na magkalakip ang ating pangalan? Ah! Ikaliligaya ko pa nga! Ñgunit ang aking kaligayaha'y dapat ipailalim sa inyong pagbabawal.

Ang orkesta'y umultimatum. Dinala ni Pepe ang pareha sa balkonahe.

—Hindi ba ninyo ako ibabalik sa pinanggalingan kong upuan.

—Kayo'y walang pagsalang naiinitan; dito'y malamig ang simoy ng hangin.

Naupo sila sa dalawang likmuang nagkakalapit. Sa nagaagaw na liwanag ng mga ilaw at ng buwan ay nagtatama ang kanilang mga titig.

—Florita!—ang tawag ng binata.—Naaalaala ko yaong pinakamaligayang gabi na kayo'y aking makita sa sayawan ng mga Merrygold.

—Naaalaala ko rin—ang nakangiting tugon ng binibini.

—Sa gabing yaon, nabuksan sa akin ang lihim ng̃ kabuhayan at......

Ah! Hindi na yata siya makapagpapatuloy. Nang̃ing̃inig ang kanyang boses, sumasasal ang tibok ng̃ kanyang puso. Ang nakikinig ay nakatung̃o at hinihintay ang bawa't pang̃ung̃usap na malalaglag sa labi ng̃ binata.

—Ah! Dapat kong tiyakin sa inyo agad ang katotohanan. Kayo'y aking iniibig. Mula ng̃ kayo'y aking makita, di na ako nagkaroon ng̃ katahimikan. Ang bawa't natutunghayan ng̃ aking mg̃a paning̃i'y kinakikintalan ng̃ inyong larawan; kayo ang balintataw ng̃ aking mg̃a mata, ang buháy na pang̃arap ng̃ aking diwa!

—Tumutugtog na ang orkesta; hindi tayo dapat manatili rito—ang pagbabalisa ng̃ dalaga, at umanyo nang pagtindig.

Maliksing hinawakan ni Pepe ang malalambot na kamay nito.

—Hintay muna Florita; sandali na lamang! Marami pa akong sasabihin at.......

Magnanakaw! Hindi nasiyahan sa pang̃ung̃usap datapuwa't nagiwan ng̃ habilin sa labi ng̃ dalaga.

Si Florita'y napaupong muli nang di kinukusa at nasandal na lamang sa silya. Kay lakas ng̃ loob ng̃ binata niyang kausap; kay liksi; kay tapang; napakapang̃ahas!

Naghari sa dalawa ang katahimikan, hanggang lumabas ang isang parehang nanggaling sa loob.

—Hoy! Bakit hindi kayo nagsasayaw—ang bati ng̃ dalagang bagong dating.

—Ako'y napapagod pa—ang tugon ni Florita.

Ang may sala'y nakatindig nḡ matuwid at walang kaimikimik. Waring naghihintay nḡ magiging parusa nḡ isang hukom na puno nḡ katarunḡan.

—Magsasayaw baga tayong muli—ang kanyang paulikulik na tanong.

Nagtindig ang dalaga at sa kanyang bisig ay kumawit. Nagsayaw sila nḡ «fox-trot» nang hindi naguusap. Pagkaraan nito, si Pepe'y nagpasalamat at humalo sa umpukan nḡ ilang lalaking nasa kabilang dulo nḡ bulwagan.

Siya'y sinundan nḡ titig ni Florita. Ang timbang na katawan, ang marahang hakbang, ang hustong taas at ang suot na «chaquetilla» ay totoong umakit sa dalaga. Hiranḡin man yata niyang lahat ang mḡa lalaking naroon ay hindi siya makakikita nḡ kasing kiyas nḡ manananggol. Maganda, oo magandang lalaki si Pepe. At..... ang kamia'y namumukadkad at nakipaghalikan sa kapuwa bulaklak.

Si Pepe'y umupo sa tabi nḡ isang kaibigang may asawa. Tinapik niya ito sa hita at saka sinundan nḡ bati.

—Ah! Mabuti ka pa «chico» at natatahimik na. Ang sayawan sa iyo'y wala nang pangakit at sa halip na umindak sa maiinam na tugtog ay nakaupo na lamang at nagmamasid.

—Hindi mo nababatid ang aking kinukuro. Iniisip kong lalong maligaya ang inyong kabuhayan.

—Bakit?—ang nagkasabaysabay na tanong nḡ mḡa binatang nakatindig.

—Bakit? Sapagkat gayon nḡa! Ang mḡa ma-

gagandang binibini, ang musika at at ang pabañgo sa ganitong harapanan ay umaakit sa inyo na lasapin ang mga dakilang sandali ng buhay at gamitin ang inyong kalayaan sa ikalalangõ ng kalulowa sa mga kasayahang ngayo'y nananagano. Kayo ay malaya; walang hadlang na sa inyo'y humaharang upang magpakasaya; walang sikang ang inyong bibig na pipigil, kung kayo'y malito na sa kaiikit na hawak sa baiwang ang isang magandang dalaga upang sa isang saglit ay buong puso ninyong maibulong sa kanya. «Tanging paraluman; kayo'y aking iniibig at iibigin ngayon at magpakailan pa man».

Nagtawanan ang mga binata at si Pepe ay ngumiti.

—Kayo ba?—ang tanong ng isa.

—Kami? Kami'y naririto at tuwing itutunghay namin ang aming mañga paniñgin sa ganitong napakasayang tanawin ay naibubulong sa sarili. «Ito'y hindi para sa amin». Kami'y nauukol sa isang kabuhayang puno ng suliranin, sapagkat sa aming mañga balikat ay naaatang ang mga pasanin dahil sa aming mga tinatangkilik. Maaari nga kaming makisalamuha sa ganitong kasayahan gaya nang ngayo'y aming ginagawa, ilapag sa isang sulok ang aming mga pananagutan, nguni't kadalasan, sa gitna ng sayawan, kung napakainam ang bahaging tinutugtog ng orkesta ay biglang sasagi sa aming gunita ang larawan ng mga naiwan sa aming tahanan na tahimik at puno ng pagkainip na naghihintay ng aming pagbalik, ang mga mukhang yaong tinatawagan kami ng boong alindog at pagsamo, at sa gayo'y dahan dahan naming

ititigil ang indak ng̃ paa, biglang lilisanin ang kasayahan at saka hihibik ang pusong datidati'y wili sa ligaya. «Oh! Bakit ba ako hindi naging malaya!»

Samantalang kayo, pagkarinig ng̃ tinig ng̃ orkesta, lalo na kung isang mainam na «one-step», isang nagheheleng «fox-trot» ay boong kisig na lalapit sa harap ng̃ isang magandang dalaga, marahil ang sa mg̃a sandaling yaon ay siyang sa inyo'y nakaaakit at sasabihin ninyo gaya nang pag bigkas ng̃ «Ama namin» kung kayo'y nagdadasal. «Aling Kuwan, maaari ba tayong magsayaw?» Kayo'y tititigan ng̃ buong alindog, kayo'y ng̃ing̃itian ng̃ matamis na ng̃iti. titindig yaon, hahawakan ninyo ang mainit na palad, hahapitin ninyo ang malantik niyang baiwang, kayo'y sasayaw, iikit kayo ng̃ iikit, masasamyo ninyo ang mabang̃ong buhok, hihing̃al kayo, magkakahing̃ahan kayo, magkakasaling ang inyong mg̃a tuhod, magkakadait ang inyong mg̃a hita, sasayaw kayo ng̃ sasayaw at sa gitna ng̃ pagtatalik ng̃ ligaya, ang inyong mg̃a diwa'y ipaiilanglang sa kalawakan ng̃ himpapawid upang doon ninyo lasapin ang buong kalayaan ng̃ buhay. Matatapos ang tugtog, pagulit ay magsasayaw na naman kayo, sulong, sunod sunod, walang lubay; mamaya'y sa isang dalagang balankinitan, mamaya'y sa isang dalagang mataba. Hindi kayo hihinto kahit nanamimiga ang boong katawan sa pawis at kung humating-gabi na'y uuwi kayo na taglay ang ng̃iti sa labi; makakatulog kayong sakbibi ng̃ matatamis na pahg̃arap, maghihilik kayo at hindi magigising kung hindi mataas na ang araw. At ng̃ayon, ng̃ayo'y sasabihin ninyo na,

«Kay inam nḡ inyong kalagayan; natatahimik na.» Mayroon bagang katahimikan sa buhay nḡ tao? Hindi baga ang buhay nḡ may asawa'y isang walang humpay na pakikibaka?

—May katuwiran ka—ang pakli ni Pepe.

—Oh! Nakita na ninyo? é di iyang inyong sinabi'y nagiging isang pagkutya pa sa amin nḡayong alam ninyong magaling na kami'y kalabisan dito?

—Hindi naman «chico!» Nang makita kitang nakatigil ay hinanḡad kong maunawa ang laman nḡ iyong isip kaya ang ibinati ko sa iyo'y nanḡanḡailanḡan nḡ isang pagpapaliwanag. Talagang mainam kang magkukuro at asahan mong di ko lilimutin ang iyong mḡa sinabi at kahit na ako pilitin nḡ aking nobia ay di pa ako magaasawa.

—Ayan tumutugtog na naman ang orkesta; magsipagsayaw na kayo—ang banayad na sabi nḡ nagpaliwanag.

Nagkilusan ang mḡa lalaki. Di naglipat saglit at minsan pang napuno nḡ pareha ang maluwang na bulwagan. Si Pepe'y hindi ganong nagsasayaw sapagkat walang inaabatan kung hindi ang magandang si «Flor de Camia». Makaitlo na siyang lumapit nḡunit hindi magkapalad. Si Fernando ang kasalukuyang namamayani.

Nang hindi siya magiit ay naupo na lamang sa isang likmuang malayo. Ibig niyang siya'y makita nḡ may bahay. Walang pagsalang siya'y lalapitan, tatanunḡin at masasabi na niya ang kanyang hanḡarin.

Hindi nḡa nagluwat at lumapit si Gonzales.

—Kaibigan—ang masayang bati nito—ikaw lamang ang natitigil—at tinapik siya sa balikat.

—Wala akong kapareha—ang mahikli niyang sagot.

—Halina; sabihin mo sa akin kung sino ang iyong ibig at ating kukunin.

—Ang dalagang may taglay na kumpol ng̃ kamia sa dibdib.

—Si Florita! ay¡ «superior» Tayo na't ating kausapin.

Sila'y lumapit. Nahawi ang nagkakaipong mg̃a binata upang sila'y paraanin.

—Binibining Florita—ang banayad na wika ng̃ may bahay—isang «fox-trot» lamang sa aking kaibigan.

Ng̃umiti ang kinausap at nagtindig. Isa pang saglit at si Pepe'y minsan na namang nahawakan ang malantik niyang baiwang.

Sila'y nagsayaw ng̃ nagsayaw. Kung nang̃auuhaw ay nagsisiinom ng̃ «ponche». Sila rin ang magkasama sa «buffet» at kahit hindi gaanong naguusap ay nagkakawatasan ng̃ mg̃a ibig sabihin. Si Pepe'y lumuluhog sa pamamagitan ng̃ maaalab na titig at si Florita'y nagpapatawad sa binatang nagkasala.

Maligaya na ang manananggol. Sa mg̃a ng̃iti ng̃ binibini'y sumusung̃aw ang pagasa na sa puso ni Pepe'y naghahain ng̃ di masayod na kagalakan.

Panibago na namang tagumpay ang napipinto. Isa na namang pagibig ang madaragdag sa kanyang «coleccion». Bagong Tenorio mandin sa paghuli ng̃ puso; walang pagnanasang hindi natutupad; walang kilos na nabibigo.

Patuluyan nang napawi ang larawan ni Rosa Birhen; si Rosa Birheng sa Beata'y lumuluhang haghihintay.

Si Rosa Birhen ang nakaraan; si «Flor de Camia» ang darating. Ang una'y anak sa kahinhinan at sa kabuhayang puno ng̃ pananahimik; ang pang̃alawa'y supling ng̃ pananagana at umunlad sa piling ng̃ salapi. Dalawang diwatang nagkakaiba ang uri ng̃ kagandahan; dalawang paralumang tanglaw ng̃ mababa at mataas na lipunan.

At ganyan, ganyan kung maglaro ang mapagbalatkayong puso ng̃ lalaki; walang pinipili, walang pinakukundang̃anan. Ang lahat ay sinasamba at pagkaraa'y pinatatang̃is; minsang makalasap ng̃ luwalhati at hahanap na ng̃ panibagong pagibig.

Humating gabi at di nalao't nagmadaling araw. Isa isang nababawas ang mg̃a panauhin hanggang patuluyan na namang huminto ang orkesta dahil sa wala nang nagsasayaw. Si Pepe'y nakaalis na at nakapagpaalam na sa mg̃a dapat pagpaalaman. Kalong ng̃ masasayang gunitain ang pusong uhaw sa pagtatalik ng̃ isang bagong kagandahan. Sa Biernes ay may piging kina Florita at siya'y isa sa mg̃a nagkapalad na maanyayahan. Ilan lamang mg̃a kaibigan ang dadalo sapagkat ang panangha-lia'y kindi pang marami. Sa mg̃a itinang̃ing ito, siya'y nakakasama. Marahil ay magkakaliwanagan na sila ni Flor de Camia at kung magkagayo'y maiwawagayway na naman ang mapagwaging watawat sa silong ng̃ mabituin niyang lang̃it. Sa Biernes; hintain nating ang mg̃a bagong pangyayari.

## VI

## MAGHAPONG KALIGAYAHAN.

Dumating ang Biernes.

Ang tahimik at mainit na katanghalian ng̃ tagaraw ay mahinahong lumalaganap sa malalaking halamanan sa Malate. Ang malakas na ihip ng̃ hang̃in mula sa dagat na nagpapagalaw sa malalabay na sang̃a ng̃ kahoy ay nagaanyaya sa mg̃a panauhin ni Florita na magpalamig sa lilim ng̃ mg̃a «acacia». Ikaisa't kalahati pa lamang ang itinuturo ng̃ mg̃a kamay ng̃ orasang malaki at noo'y kasalukuyang patung̃o nang pagtigas ang masarap na sorbetes. Ang halamana'y kaakitakit kaya nag panaugan ang mg̃a panauhin na may kanya kanyang dalang «album» «revista» «magazine» at iba pang mg̃a babasahin. Ang bakura'y naging waring isang pook na pinaglilibang̃an ng̃ mga diwata.

Kanya kanyang hanap ng̃ likmuan; naroong mayroong nagiisa na nagbubuklat ng̃ album, bumabasa ng̃ revista, nanonood ng̃ magazine; naroong daladalawa na naguusap nang marahan. Ang tanawa'y nagaalay ng̃ isang halamanang pinalamutihan ng̃ sarisaring bulaklak.

Sa isa sa mg̃a bankong nakukubli ay nauupo

ang isang masayang balo at isang magandang dalaga. Sila'y marahang naguusap na hinahaluan nḡ tawanang pinipigil.

—Maniwala ka nḡa sa akin—ang patuloy nḡ balo—marami na akong pinagdaanan at ang sinasabi ko sa iyo'y bunḡa nḡ maluwat na pagmamasid.

—Kaya? hindi magkakabula? Siya; maghintay tayo.

—Tingnan mo; ayon si Anday sa tabi nḡ gumamela. Pagmasdan mo't ang kaliwang kamay ay nakasinḡit sa mḡa dahon nḡ album. Walang pagsalang mayroong isang magandang postal na kanyang naiibigan. Mamayang pagpanaog nḡ mḡa laiaki ay dadaan si Farmaceutiko Morales. Pagkakita nḡ dalaga'y bibigkasin nang boong giliw ang nayari na niyang bati. «Oh! Ginoong Morales! tingnan lamang ninyo ang postal na ito». Lalapit ang binata; magsisiping sila sa upuan at humigit kumulang ay nalalaman na natin ang kanilang paguusapan.

—Panonoorin ko—ang nakanḡiting sabi nḡ dalaga.

—At ayon si Chong sa kabilang panig na isip mo'y taimtim na taimtim ang pagbasa nḡ Philippine Review. Paglitaw nḡ galanteng si Don Rafael ay itataas niya ang nakayukong mukha at saka nḡinḡitian ang bagong dating. Ang lalaki'y hihinto at siya'y magsasalita nḡ boong alindog. «Nabasa na ninyo ang bilang nḡ Philippine Review sa buang ito» Ang makisig na don na talagang suscritor ni Nieva ay sasagot na hindi; makikiupo sa tabi at maguusap sila nḡ mḡa bagaybagay na nagaanyaya sa mapanḡaraping puso.

—Ang atin namang katapat—ang nakañgiting tanong ñg dalaga—ang mestisang Ingles na Merry-gold?

—Ang ating katapat? Ah! Hinihintay niya ang Honorableng kinatawan ñg Sorsogon na kapanalig ñg mña mahiligin sa diborsio. Sila'y maglalaro ñg «domino» na ñgayo'y nakakalat sa ibabaw ñg maliit na hapag. Pagdating ñg lalaki ay lumayo tayo at ñg sila'y boong layang magkaigi sa kanilang gagawing «tete-a-tete.»

—Mabuti kayong maghakahaka—ang puri ñg dalaga.

—Hindi! Iya'y bunña ñg pagmamasid at kasanayan. Marami na akong nadaluhang paglilipon at halos alam kong lahat ang mña galawang lihim ñg mña Julieta't Romeo.

—E tayo naman; ano ang ating gagawin?

—Tayo'y magkasama rito upang sila'y panoorin. Pagkaraang magsidating ang mña lalaki ay hindi naman tayo magluluwat nang paghihintay; sa kanilang likod ay susunod ang balitang manananggol.

—Sinong manananggol?—ang biglang putol ñg dalaga.

—Siya'y nakatrahe ñg alpakang puti at nakakorbata ñg rosas. Marahan siyang lumakad ñguni't matalas ang kanyang mña mata; agad tayong makikita rito at siya'y matuling lalapit at magpapasalubong ñg magiliw na bati. «Binibining Florita, maganda ang inyong bakuran».

—Sasagutin ko naman. «Ang kagandaha'y na sa pumupuri.»

—Makikiupo rin sa atin at sa tabi mo siya lalagay.

—Ah! Ako'y titindig kung gayon.

—Aba! Huwag! Magdaramdam siya at hindi naman nararapat. Mainam siyang magsasalita at makikinig tayo nang mabuti.

—Di ba't sinabi ninyo na tayo'y aalis dito pagdating ni honorable, upang huwag mákagambala sa ating katapat?

—Siya nga naman pala! Kung gayo'y magyayaya ako sa dulo na natatabi sa dagat at kayong dalawa'y sasama sa akin. Sandali lamang tayo at agad ding babalik.

Hindi nalao't nagpanaugan ang mga lalaki. Nangunguna sa kanila si farmaceutico Morales. Nang ito'y malapit kay Anday ay nagsalita ang dalaga. «Oh! Ginoong Morales! kay rikit ng tarhetang ito».

Nagtawanan ang dalawang nagmamasid.

—Kay saya ninyo rian—ang pansin ni Nena Merrygold.

—Mangyari'y nagsisisti si Aling Tentay—ang tugon ni Florita.

Samantala'y umupo ang binatang naharang sa tabi ng dalaga. Pinagusapan nila ang kainaman ng postal na napatangi na sa kanikanilang sarili iniuukol. Ang tarheta'y naglalarawan ng isang pagtatakipsilim sa dagat. Sa lao't ay makikita ang iisaisang sasakyang may layag na pinaglalaruan ng malalaking alon.

—Ganyan ang aking kabuhayan Anday; tulad sa isang sasakyan na napapalaot sa maluwang na dagat ng linggatong. Ikaw lamang ang makapagliligtas; nasa iyo ang maningning kong pagasa. Ilan pang saglit ay lalaganap na ang kadiliman

at mapapagitna ako sa malalaking daluyong. Kung hindi mo kahahabagang sagipin, oh! Anday! makalilibo pa ngang magiging matamis sa akin na maging libingan ang ilalim ng tubig.

Patuloy ang pagdaing ni Morales. Sumunod na lumitaw ang makisig at «sport» na si Don Rafael na tinungo ang kinalalagyan ni Chong. Nang siya'y malapit ay nagtaas ng mukha ang dalaga at nagpasalubong ng isang nangungusap na ngiti at tinugon naman ng lalaki ng ngiti rin at sinundan pa ng pagpirot ng mahigsi niyang bigote. Inilahad ni Chong ang hawak at saka magiliw na nagsalita.

—Nabasa na niyo ang Philippine Review sa buang ito?

—Ah! Hindi pa—ang tugon ng sinungaling na don, at sinundan nang upo—maaari ba nating basahin?

Muling nagtawanan ang dalawang nanunood. Natupad na naman ang hula ni Aling Tentay. Lalong nagibayo ang galak ni Florita. At ang kinatawan naman ng Sorsogon ang siyang inaabangan.

Hindi nalao't lumitaw ang diborsista. Ipinukol ang titig sa kaliwa't kanan. «Daladalawa!» ang nawika sa sarili at nagpatuloy sa kanyang paghahanap. Hayun! nagiisa! Nakita na niya si Nena; si Nenang marahil ay inip na nang paghihintay. Sa kanyang mga paningi'y sumungaw ang kaligayahan at hindi napansin ang dalawang nanunood na pinagmamasdan ang kanyang mga kilos. Nang siya'y malapit ay nangusap ng boong tamis.

—Naiinip ka na? Hindi ako nakaalis agad dahil sa pagkakapagusap namin ni Pepe Pérez.

—Ginoong Marino!—ang tawag ni Florita—kangina pa naghihintay sa inyo ang «domino».

Biglang napapihit ang lalaki sa kanyang likuran; hindi niya akalaing sa kabilang panig ay may tao. Ang bating sa kanya'y iniukol ay may kahulugan; ang ibig sabihin ni Florita ay hindi ang «domino» ang naghihintay kung hindi ang nagiisang dalaga.

Kaya hindi tinugon ito nḡ binata at iniba ang salita.

—Narian pala kayo ni Aling Tentay. Kanḡina pa naghahanap si Pepe. Oh! Narito na pala siya!

At gumanti ang «honorable». Ulos ulos; Paligsahan nḡ salita.

Si Florita naman ang di nakasagot. Ang patama ni Marino'y tumimo sa kanyang puso. Idagdag pa rito ang agad na paglitaw nḡ manananggol na bahagyang nakanḡiti na nakarinig nḡ sinabi ni Marino, hindi nḡa marahil niya maaapuhap ang nararapat na kasagutan. Siyang pagtatanggol ni Aling Tentay.

—Tinipan naming hintain si Pepe rito upang panoorin ang paglalaro ninyo nḡ «domino».

—Gayon nga kaibigang Marino—ang dugtong nḡ dumating—upang mapatotohanan ko, nang makita kitang nanaog ay agad na akong sumunod.

Isa laban sa tatlo! Hindi nḡa mananalo ang «honorable». Tinitigan nito si Nena at waring huminḡi na nḡ tulong. Ang tiningna'y sumaklolo kahit na patumpiktumpik.

—Bakit ba nakalikutan nḡ kamay ko ang do-

minong ito—ang nagtatampong wika ng̃ dalaga— G. Marino! Kayo'y hindi marunong maglaro niyan; sabihin ninyo sa kanila upang huwag tayong paghinalaan.

—Ang totoo'y hindi ng̃a ako marunong—ang saló ng̃ kinausap.

—Hindi bali—ang tugon naman ng̃ balo—Si Nena'y sanay na maglaro at kayo'y madaling matututo. Kami'y tutung̃o sa dulo ng̃ bakuran at panonoorin ang dagat—at sinundan niya ng̃ tindig. —Tayo na; kayong dalawa.

Nagsialis ang tatlo at ang dalawang naiwa'y naglaro na. Nagdodomino ang mg̃a puso! Ha! Kaing̃at sila; ang domino'y walang dila ng̃unit maraming mata!

Samantala namang lumalakad ang tatlong nagalisan, si Florita'y hindi humihiwalay sa tabi ni Aling Tentay. Si Pepe'y nakaagapay at walang lnbay ng̃ salita na tinutugon naman ng̃ halakhakan ng̃ kanyang dalawang kasama.

Masaya ang manananggol! Sa piling ng̃ dalagang kanyang itinatang̃i, ang lahat ay waring luwalhati. Kung sakali't ang pagibig niyo'y kanyang makakamtan, mayroon pa kaya siyang mananasang ibang kaligayahan? Si Florita'y isa na sa pinakamaganda, na sa kanyang kabuhaya'y magsasabog ng̃ mg̃a ginintuang pagasa. Isang tang̃ing paraluman sa mataas na lipunan na pinipintuho ng̃ maraming kaluluwa. Kung ito ng̃a'y kanyang tatamuhin, siya ang magiging pinakamapalad na binata.

Nang sila'y dumating sa dulo'y nagupuan sa isang bangko. Si Florita'y nakapagitna sa balo

at sa binata. Sa gawi roon ang dagat ay nakikipaghalikan sa maiinit na sinag ng̃ katanghaliang araw; marahan ang hihip ng̃ hang̃ing pumupupog sa kanilang mukha; ang mg̃a sang̃a ng̃ kahoy ay walang lubay ng̃ galawan, at ang tubig ay sumasalpok sa mg̃a batong malalaki.

Sila'y patuloy ng̃ paguusap. Ang masayang balo'y ibig na manukso at umiisip ng̃ paraan upang matupad ang kanyang nasa.

—Nalalaman baga ninyo kung bakit ibig kong makita ang dagat sa katanghalian?—ang kanyang banayad na tanong sa dalawa na ang titig ay nakapukol sa malayo.

—Marahil ay upang mamasid ang kislap ng̃ kanyang tubig.—ang tugon ng̃ manananggol.

—Upang hang̃aan ang kanyang kagandahan—ang salo ng̃ dalaga.

—Ah! Hindi! Ako'y naiinita't ibig kong maligo sa laot.

Nagtawanan ang dalawa. Hindi nila akalaing si Aling Tentay ay ibig palang maligo!

—At nalalaman ba ninyo Aling Tentay kung bakit ibig ko nang kamia?—ang tanong naman ni Pepe.—Gaya ng̃ayong ako'y nagtataglay?

—Iya'y si Florita ang makasasagot.

—Aba! Wala akong kinalaman sa kagustuhan ng̃ iba—ang maligsing tugon ng̃ dalaga.

—E ikaw naman Florita, bakit ibig mo ng kamia?—ang tanong ng̃ balo.

—Sapagkat ang kamia'y mabang̃o; ang kamia'y nagpapaluwag sa aking dibdib.

—Ng̃unit ang aking pagkakagusto'y wala sa kabang̃uhan—ang sabad ni Pepe—ang aking pag-

kakagusto'y dahil sa kulay na puting tinataglay. Ang puti'y nagkakahulugan ng̃ kalinisan gaya ng̃ pagkawalang dung̃is ng̃ aking mg̃a hang̃arin.

—At ang puti ang kulay mong itinatang̃i?— ang usisa ni Aling Tentay.

—Ang puti at wala kundi ang puti.

—Si Florita naman kaya—ang nakang̃iting dugtong ng̃ nagtatanong.

—Ako? Ang ibig kong kulay ay pula; ang pula'y nang̃ang̃ahulugan ng̃ marugong pagbabaka.

—Nang marugong pagbabaka!—ang marahang ulit ni Pepe. Kung naglaladlad na ng̃ puting watawat ang iyong kalaban, hindi mo pa kaya siya patatawarin?

—Ah! Sa aki'y walang kapatawaran; ang nakagagawa ng̃ sala'y dapat kong parusahan.

Si Aling Tentay ay nakikinig na mabuti. Ang sagutan ng̃ dalawa'y nakawiwiling pakinggan. Siya'y nakatitig pa rin sa dagat na nakasisilaw at sa mg̃a matang kukurapkurap ay waring sumusurot ang mg̃a gunitain ng̃ nagdaang panahon ng̃ kanyang kabataan. Kaya nagsalitang puno ng̃ damdamin.

—Ng̃unit isang pagpapayo ang akin. Magtanong kayo kay Pineda. Ang balitang «pintor» na ito'y sasagutin kayo gaya ng̃ ginawa sa akin nang minsang siya'y dalawin ko sa kanyang «studio». Sa aming paguusap ay kung bakit aking naitanong, «G. Pintor! alin ang kulay ninyong itinatang̃i?» Ang ginawa niya'y nagtindig at hinawakan ang paleta. «Tingnan ninyo—ang wika niya sa akin. —Ang kulay na ito'y kaakitakit; ano hindi po ba?

Mayroon pa ba kayong mapipiling kahalihalinang gaya nito.

—Rosas?—ang tanong ko,

—Opo; rosas po—ang sagot niya sa akin.—Ang rosas po'y pula at puting pinaghalo; at ang rosas ay nangangahulugan ng pagibig.

Natigilan si Florita. Talagang si Aling Tentay kung magpatama'y matindi. Kangina lamang ay kanyang kapanig, ngayon naman ay siya ang kinakalaban. «Ang puti at pula kung pagsamahi'y nagiging rosas, at ang rosas ay nangangahulugan ng pagibig». Ito'y dapat sangayunan ni Pepe at pagkatutulan naman ng dalaga. Nguni't anong pagtutol ang kanyang magagawa? Mapasisinungalingan kaya niya ang katotohanan? Kaya hindi matutuhan kung ano ang kailangan niyang isagot. Tuwing hahanapin sa isip ang magiging tapal sa sinabing ito ng balo, ay lalo lamang namang nauumid ang kanyang dila. Bakit ba pula ang kanyang napili! Sa kaibigang umiwas ay lalo lamang siyang nasilo.

Maluwat na hindi nagimikan ang tatlo; paraparang nasusian ang kanilang mga labi. Ang balo'y naghihintay ng magiging sagot ng dalaga; ang dalaga'y nagiisip ng kasagutan. Si Pepe nama'y naghahanda ng kanyang maitutugon kung sakaling sa kanya iganti ni Florita ang patama ni Aling Tentay.

At sumapit ang ikalawa ng tanghali.

—Aba!—ang hindi kinukusang namulas sa bibig ng dalaga—tayo nang magbalik; marahil ay ipinanaog na ang sorbetes.

Sila'y nagtindigan at lumakad. Ang mga pa-

nauhin na noo'y nagkakatipontipon sa lilim ng̃ isang acasiang malaki ay kasalukuyang nagiinuman ng̃ sorbetes.

—Oh! Eto na sila—ang pasalubong ni Don Rafael.—Madali kayo at kasarapang inumin ang sorbetes. Madali kayo; mayroong salitaan dito. Ibig naming marinig ang pang̃ung̃usap ng̃ mananangggol kung ang sorbetes ay kinakain ó iniinum. Ako'y sa iinumin—at itinaas ang kopa niyang hawak—uminom kayo ng̃ sorbetes!

—Kumain kayo ng̃ sorbetes—ang tugon naman ni Chong—ang sorbetes ay kinakain at hindi iniinom.

Inabutan ng̃ tigitigisang kopa ang tatlo.—Hintay kayo—ang wika ni Pepe—titikman ko muna at saka ko sasabihin ang akin namang palagay. Oy! Masarap! Walang kasingsarap! Hindi ko na tuloy malaman kung ito'y kakanin ó iinumin. Ah! Masarap! Masarapin ninyo ang sorbetes—at sinundan niya ng̃ pagkutsara.

—Kayo ba naman Aling Tentay—ang pang̃iting tanong ni Morales—inaano ba ninyo ang sorbetes?

—Ang sorbetes ay aking hinihigup—ang tugon ng̃ balo.

—Ah! Siya ng̃a! siya ng̃a!—ang tugunan ng̃ marami—ang sorbetes ay higupin.

—Ano ba iyan, sabaw ng̃ putsero?—ang sabad ni Nena na ng̃ayo'y ibig gumanti sa ginawang panunukso kang̃ina ni Aling Tentay—sabaw lamang ang hinihigup.

—Higupin na ninyo ang inyo;, ang akin ay aking iinumin—ang tutol ni Don Rafael.

—Inumin na ninyo ang inyo; ang akin ay

aking kakanin—ang tugon naman nḡ manunuksong si Chong.

—G. Marino—ang tawag ni Pepe—kayo ang makalulutas nḡ salitaang ito. Pagdating ninyo sa bahay ay agad humawak nḡ panitik at gumawa lamang kayo nḡ isang «bill» na maglalagda kung paano ang gagawin sa sorbetes.

—Itakda niñyo na ang sorbetes ay dapat inumin—ang dugtong nḡ nakikipaglabang don.

—Na dapat kanin—ang pilit ni Chong na sinasagot nḡ tawa nḡ ilan.

—Hintay muna kayo—ang payo nḡ «honorable». Tanunḡin natin ang may piging. Binibining Florita, ano ang dapat gawin sa sorbetes?

—Ang sorbetes ay dapat ubusin—ang agad na sagot nḡ dalaga.

—Ha! ha! ha!—ang tawanan nḡ lahat.

—Iyan nḡa marahil ang mangyayari sapagkat ang sorbetes na ito'y masarap—ang ulit ni Pepe.

Ang katunaya'y panibagong pagbibigay na naman ang ginawa nḡ mḡa tagapaglingkod. Makalawa nang maghalili nḡ kopa si Don Rafael at kusa nḡa yatang iniinom ang masarap na sorbetes.

—Ah! Nalalaman ko na—ang malakas na salita ni Pepe. Kumuha kayo nḡ barkilyos. Eto, tingnan ninyo; ang sorbetes ay sinisipsip; hala sipsipin ninyo ang sorbetes—at sunodsunod nḡa ang ginawa niyang pagsipsip na tumutunug pa nḡ kaunti.

Panibagong tawanan na naman at sinundan nḡ damputan nḡ barkilyos sapagkat noon lamang idinating. Ang lahat ay nagsipsipan. Gayon na lamang ang kanilang mḡa kagalakan.

Ang handa ni Florita, kahit na pang «tayo tayo lamang» ay nagbigay kasiyahan sa lalong pihikang panauhin. Hindi lamang masasarap na pagkain ang kanilang hinarap ngunit pati ng puso'y nagkaroon ng sa kanya'y nauukol. Si Florita'y marunong maganyaya at pinagbabagaybagay ang mga talagang dapat pagbagain; gaya ni Morales at ni Anday, ni Chong at ni Don Rafael, ni Marino at ni Nena at iba't iba pa. Dito napipisan ang lihim ng kanyang pagkakatangi.

Gabi na nang magalisan ang mga nagsidalo. Si Pepe'y umuwing taglay ang ngiti sa labi. Maghapong kaligayahan ang tinamo ng kanyang puso. Si Florita'y piping nagpahayag ng kanyang pagibig na isinasaysay ng kanyang mga ngiti at sulyap. Kaunting panahon na lamang ang kinakailangan at ang isa sa pinakamagandang dalaga sa boong Maynila ay makikipagalukan na sa kanya ng matatamis na pagsuyo. Si Pepe'y isang bayani ng pag-ibig.

———(o)———

VII

## MAPAPAIT NA KATOTOHANAN.

Sa kabuhayan ni Rosa Birhen ay iba naman ang nangyayari. Sa Beatang kinalilibingan ng̃ kanyang pagasa, ang bawat tunghayan ng̃ panin̄gin ay nagpapagunita sa isang kahapong naparam. Ang mg̃a araw ng̃ tuwa't ligaya ay di na ng̃a muling manunumbalik. Ang giliw na inasahang tutupad ng̃ mg̃a ipinan̄gako, ang giliw na kinasasanglaan ng̃ kayamanan ng̃ pagkababae, ay lumimot sa mg̃a binitiwang sumpa. Sa piling ng̃ ibang pag-ibig ay nilalasap ang tamis ng̃ kabuhayan, sa samyo ng̃ ibang pagmamahal, ang salawahang puso'y nakikipagalukan ng̃ mg̃a panibagong alo ng̃ pagsuyo.

Ang dalaga'y nagbuburda sa kanilang maliit na balkunaheng ginapan̄gan ng̃ malalagong «morning glory'', kasalukuyang lumulubog ang araw at inot-inot lumalaganap ang kadiliman. Nang di na halos makita ang kanyang ginagawa ay itinaas ang nakayukong ulo at sa kanluran ipinukol ang kanyang pagod na titig. Ayon! ayon ang kaakit-na mukha ng̃ araw na nagpapaalam, at naliligid

ng̃ mg̃a nagsisipaghing̃along liwanag. Ang gayong tanawi'y sapat nang pumukaw ng̃ damdamin, at sa isang pusong gaya ng̃ kay Rosa Birhen, ang kanluran ay naglalarawan ng̃ mg̃a masasayang sandali sa buhay na kaylan ma'y hindi na muling manunumbalik. Oh! Paimbabaw na ng̃iti ng̃ ligaya! Magdarayang aliw ng̃ pagsuyo! Siyang kailan ma'y hindi nagalinlang̃an sa mg̃a pang̃ung̃usap ng̃ itinang̃ing giliw, siyang nagkatiwala ng̃ mg̃a mahahalagang sangla sa pang̃alan ng̃ pagibig, at siya, siya pa naman ang dinudulutan ng mapapait na lasapin ng̃ mapagkunwaring palad ng̃ tao!

Napang̃alumbaba ang dalaga at sa maaamong mata'y nalaglag ang dalawang patak ng̃ luha. Ang gunita'y ipinailanglang sa kasintahang nasa malayo, sa kasintahang ang larawan, kung kanyang pagbalikang tawagin sa isip, ay namamasid na nababalot ng̃ liwanag. Oh! siyang isang maralitang nilalang na anak sa isang maliit na dampa ay di na ng̃a magiging marapat sa mata ng̃ balitang manananggol; siyang walang ganong pinagaralan at di kilala sa mg̃a tanyag na lipunan, ay di maipagkakapuri ng̃ binatang magiting na may pang̃alang tang̃i. Habang kanyang dinidilidili ang kalagayan nilang dalawa ay lalo lamang nakikilala ang malaking agwat ng̃ kanilang kabuhayan; habang kanyang itinatanong sa sarili ang magiging wakas ng̃ kanyang pagibig, ay lalo lamang nagtitibay ang dati't dating kasagutang wala na sa pagiging tunay ang kanyang mg̃a pang̃arap.

Kaya kinakailang̃ang magtiis! Ang pagtitiis ay nagtuturo ng̃ pagbabata, at ang pagbabata'y nagpapatika sa kalooban. Yayamang siya'y nilimot

na, kailañgan namang kanyang yakapin ang lahat nğ pagkabigo, at sa kabila nğ kanyang mğa kubling pagluha ay bawasbawasan ang mğa dalamhati nğ puso. Walang masamang hindi nagtataglay nğ kagalingan at sino ang makapagsasabi nğ kahahanganan nğ kanyang palad kung sakali't si Pepe ma'y hindi lumimot?

Tinugtog sa simbahan ang orasyon na palatandaan nğ pagalaala ng tao sa Diyos. Siya'y pumasok sa kanilang silid na kinalalagyan nğ Mahal na Birhen at nagdasal sa liwanag nğ uundapundap na ilaw. Nanalañgin siya nğ taimtim sa kaluluwa at humiñgi nğ awa sa Dakilang Maykapal. Hiniñgi niyang siya'y bigyan nğ sapat na kaya sa kanyang mğa pinapasang kahirapan at ituro sa kanya kung ano ang marapat gawin. Pagkaraan ay siya'y nagtindig at humalik nğ kamay sa aleng nasa labas na naggawad nğ isang «Pagpalain ka ni Bathala».

Nang kanilang mairaos ang hapunan ay mayroong dumating na panauhin. Ang taong ito na maluwat na ring nañgiñgibig sa dalaga, ay isang binatang masipag na nabubuhay sa tulo nğ kanyang pawis. Ang nañgiñgintab na balat na kinababakasan nang lagi nang pagkabilad sa mainit na sikat nğ araw, ang Sebastopol na sambalilong madalas gamitin, ang kaking kasuotan, ay mğa bagay na nagpapakilalang siya'y isang manunukat nğ lupa. Ang manunukat nğ lupang sa twitwina'y na sa gitna nğ kapataga't bukid, sa libis nğ mğa burol, sa hangahan nğ mğa gubat at kung saan-saan pang pook, maghapunang nabibilad sa init, walang katahimikan sa tahanan nğunit pali

patlipat kung saan tinatawag ng̃ tungkulin, ay di ng̃a maiaagay sa isang tanyag na manananggol na palaging batas ang hawak sa kamay, kinakatung̃o at kinakaharap ang lalong mg̃a litaw na tao. Ah! Malaki ng̃a ang kaibhan! At alin sa dalawang ito ang nababagay sa kalagayan ni Rosa Birhen? Hindi baga ang una, sapagkat yaon ang angkop sa kanyang kabuhayan? Ang isang dalagang umunlad sa maliit na bayan ng̃ Beata, walang kakayahan, walang panahon at sapat na pinagaralan upang makihalo sa mg̃a mayayama't dakila, sa lipunan ng̃ mg̃a matataas na tao, hindi nakatatalos ng̃ mg̃a dapat ugaliin, ng̃ mg̃a tumpak na pang̃ung̃usap at mg̃a wastong kilos kung kinakailang̃ang ipakilala sa kanyang mg̃a makakaharap, ano ang kasasapitan ng̃ isang babaeng gaya nito? Hindi kaya mg̃a malalaking pagkabigo lamang at kimpalkimpal na kahihiyan ang kanyang kakamtan?

Ang lahat ng̃ ito'y isa isa ng̃ayong sumusurot sa isip ni Rosa Birhen. Sa mukha ng̃ bagong dating ay kanyang nababakas ang isang tapat na pagsinta, palibhasa'y sa loob ng̃ dibdib ng̃ binata'y tumitibok ang isang matapating puso. Datapuwa't, kay saklap na pangyayari! Maaari bagang siya'y makiisang palad sa isang taong hindi makapukaw sa kanyang pagibig?

Nang siya'y makiharap sa binata ay nagalay ng̃ isang malungkot na ng̃iting naglalarawan ng̃ kanyang mg̃a pighati, ang dati at dati ring ng̃iting ipinasasalubong kay Alfonso sa tuwing ito'y papanhik. Namasid din ng̃ pinagukulan at sa sarili nito'y nawikang hindi pa rin nagbabago ang kalooban ng̃ kanyang sinusuyo, kaya nagsalita ng̃

mg̃a panibagong hibik ng̃ puso, lakip ang mg̃a mahahalagang pagpapaliwanag.

—Rosa—ang kanyang banayad na pasimula—kung mailalarawan ko lamang sa iyo sa mg̃a sandaling ito ang mg̃a pighating nananagano sa aking boong katauhan, upang sa gayo'y mapagunawa mo ang mg̃a dinadanas kong pagtitiis oh! may puso ka pa kayang hindi mahahabag sa akin?

—Alfonso!—Dinaramdam ko nang labis, ng̃unit alamin mo ang malungkot na kasaysayan ng̃ aking pagkababae. Maaari kayang ikaw'y aking ibigin nang hindi na rin ikaw ang makapagsabing ako'y salawahan?—ang sagot ng̃ dalaga.

—Ahl Hindi! Nakikita kong ikaw'y lagi nang mapanglaw at ninanais kong ikaw'y mapaglingkuran at hanapin ang iyong ililigaya. Sakbibi ka ng̃ pagdadalamhati dahil sa iyong pagasang naunsiami, kaya ako'y naghahandog sa iyo ng̃ aking magiging kaya upang mabaon sa limot ang malungkot na kahapon. At sa wari ba'y hindi ko pa alam ang iyong paguulikulik? Datapuwa't mano sa akin ang gayon, samantalang lubos ang aking paniniwala sa iyong kalinisan? Mayroon ka na bang nasilip na pagaalinlang̃an ko? Hindi baga hanggang sa mg̃a sandaling ito'y tang̃i ka pa rin sa akin?

Napailing ang dalaga. Kung nababatid lamang ng̃ kanyang kausap ang kanyang mg̃a pinuhunan sa una niyang pagibig, malalaglag kaya sa kanyang mg̃a labi ang gayong mg̃a pang̃ung̃usap?

—Iya'y sinasabi mo lamang ng̃ayon—ang malungkot na tugon ng̃ dalaga.—Lalakad ang panahon, ang mg̃a baliw na hilig ng̃ katawa'y mapa-

pawi at hahalinhan nḡ pagtupad nḡ mahihigpit na tungkulin, at darating ang mapapait na sandali nḡ pagsisisi. Pagkaraang masamyuan mo ang bulaklak ng kanyang kabanḡuhan ay itatanong mo naman sa sarili kung sino ang nakauna sa iyong nagpasasa at sa gayo'y sasagi sa iyong pagaalaala ang isang nasa malayo. Ang iyong katahimika'y gagambalain nḡ maiitim na pagaalinlanḡan at pagsisisihan mo ang katulinan nḡ ginawa mong pagpapasiya. Sa gayo'y hindi magiging tiwasay ang iyong kabuhayan at ako, ako ang magiging sanhi nḡ lahat nang ito. Ah! Hindi! hindi ko iyan sa iyo maidudulot sapagkat hanga nḡayo'y nakikilala ko ang kadalisayan nḡ iyong pagibig.

—Rosa! Rosa! Datapuwa't bakit ang hinaharap ang paguukulan natin nḡ gunita? Mayroon bagang makapagsasabi nḡ mangyayari sa araw nḡ bukas?

—Ah! Nagkakamali ka! Ang panahong darating ang dapat kuruin nḡ sino man sa atin upang maiwasan ang mḡa kasawiang kaakbay nḡ palad nḡ tao. Kung alin ang sa ating akala'y malamang mangyari ay siya nating dapat paglaanan nḡ isip upang makilala ang ibubunḡa kung makasasama ó makabubuti. Sa bagay na ito'y ma'y paniwala akong totoo ang aking mḡa sinabi kaya siya kong dapat panaligan.

—Ikaw ang masusunod nḡunit minsan ko pang uuliting hindi ka dapat magalaala. Ang kaligayahan mo lamang ang matimyas kong nasa. Ang iyong pagpipighati'y hindi magpatahimik sa akin palibhasa'y ikaw'y aking iniibig. Manalig ka! Rosa! dinggin mo ang matitibay kong panḡako.

Sa kalagayang ito ay totoong madilim ang aking hinaharap. Wala mandin akong hinihintay na isang araw na sisikat na magpapamasid sa akin ng̃ pagasa, kailan ma't ganyan ng̃ ganyan ang iyong magiging pananalig. Kung may puso man akong mapagbata at lagi nang hinahanap ang aliw sa mg̃a pagluha ay nang dahil lamang sa iyo. Kung sa iba magkakasapinsapin ang mg̃a kahirapang aking binabata, marahil ay lalayo na at hahanapin ang katiwasayan kay sa isang buhay na tigib ng̃ bagabag, ng̃uni't ako'y kaiba, sapagkat mayroong lalong mataas na uri ang aking pagibig, at kung sakali ma't makapagtitiis pa ako gaya nang ginagawa kong pagtitiis, ay sa pang̃alan lamang ñg babaeng inaalayan ko ñg tapat na pagsuyo, alangalang sa kanyang ililigaya at ikapapaanyo. Maliban sa rito'y wala na akong hang̃arin at kung sakali't sa kabila ng̃ aking ginawang pagbabata ay hindi ako makapagpatuloy ako na rin ang sisisi sa sarili dahil sa hindi naisagawa ang aking dakilang layon.

—Kinikilala ko Alfonso ang iyong mg̃a pagpapagod kaya lalo sanang mabuti kung ikaw'y matatahimik na.

—Matatahimik! matatahimik ako! Oh! Sa akala mo kaya ang ganitong kabuhaya'y magbibigay sa akin ñg katahimikan? Ng̃unit....sukat pa rin sa akin! Kung ito ang sa ng̃ayo'y minamarapat mong ipalasap sino akong hindi makapagtitiis? Mayroon na bagang nanggaling sa iyo na di ko tinanggap? Sinabi ko na ng̃ang una muna ang iyong kalooban bago ang sa akin. Kung matamis pa rin sa iyong ako'y manatili sa mg̃a pagdadalamhati, wala akong hindi matatanggap kahit na

siyang maging sanhi ñg aking mga pagluha, sapagkat sa gayo'y minsan ko pang maipakikilala na nang dahil sa iyo'y wala akong hindi matitiis.

Nagtindig ang binata't sinundan ng pagpapaalam. Nang mapagisa si Rosa Birhen ay hinugasan ñg luha ang mga sugat ñg puso. Ang mga pananalita ni Alfonso ay natitik sa mga kubling pitak ng kanyang dibdib. At anong pagkagagandang damdamin ang taglain ng gayong ulirang binata! Ngunit wala siyang magagawa. Ang pagaalaala'y napipisan pang lahat sa isang lumimot at sa gitna ng kanyang kahirapa'y lalo lamang nananariwa ang gunitain sa mga kaligayahang naglaho. Ang mga dakilang sandali ng buhay na nilasap sa piling ng pinakaiibig ngayo'y nagiging mahahayap na tinik na tumitimo sa kanyang nangungulilang puso. Siya'y lumuluha, siya'y tumatangis at samantalang ang nakaraa'y lagi pa ring nagiging hantungan ng kanyang gunita, hindi siya maaaring tumanggap ng ibang pagibig.





# VIII

## ANG KATAIMTIMAN ÑG ISANG PAGIBIG.

Lumakad ang mĝa araw. Ang dalagang nalulungkot ay di maikita nĝ lunas an kanyang mĝa kahirapan palibhasa'y lagi na lamang sa panĝunĝulila. Sa kanyang mapanglaw na kabuhayan pati ang paminsan-minsang pagtatalik nĝ ligaya sa mĝa pagtitipon nĝ kanyang mĝa kaibigan ay pinutol dala palibhasa nĝ pihikang paguugali at pagaalaala na sa kanya mapipisan ang bulongbulunĝan nĝ marami at sa kanilang mĝa salitaa'y siya'y palihim na ituturo lakip ang katagang, «Ayon ang dalagang pinagkulian.» Sukat na ang bagay na ito upang kanyang panĝilagan ang pakikisalamuha sa marami. Ikinubli ang namumukadkad na kagandahan sa lilim nĝ sariling tahanan, siniil ang mĝa sariwang nasa nĝ batang puso sa loob nĝ may sakit na dibdib, tinalikuran ang mĝa kasayahan nĝ kapanahunan nĝ pagkadalaga na nagaanyayang siya'y magpakaaliw, at gaya nĝ isang magiliw na tagapagalaga, wala siyang pinaglaanan nĝ pagaaruga at pagkandili maliban sa kanyang mĝa kalumbayan. Noong araw na masayang tumi-

tibok ang kanyang puso sa piling ng̃ kasuyo at maligayang umaawit ng̃ maririkit na kundiman ng̃ pagmamahalan, noon sa kanya, ang lahat ay ng̃iti, ang lahat ay tulain, ang lahat ay pagibig. Datapuwa't kay daling pumanaw ng̃ isang tunay na kaligayahan; kay saklap gunitain ng̃ nagdaang kapanahunan!

Ng̃uni't talagang ganian ang buhay sa ibabaw ng̃ lupa. Sa kanya'y nauna ang paglasap ng̃ ligaya kaya ng̃ayo'y nagtitiis, niyayakap niya ang lahat upang sa kabila ng̃ gayong kahirapa'y lalong mapatingkad ang kadalisayan ng̃ kanyang paggiliw.

Umasa! magmahal!—ang dalawang bagay na ito ang siya na lamang nalalabing kayamanan ng̃ kanyang imbing pagkababae. Siya'y umaasang malao't madali'y sasapit ang hangga ng̃ gayong kahirapan, siya' nagmamahal palibhasa'y hindi mapaniwalaang magiging lubusan ang paglimot ng̃ kanyang giliw. Siya, kailan ma'y hindi magbabago. Baka sa tinagaltagal ng̃ panahon ay siya'y kaawaan ng̃ katalagahang makaakyat sa mataas na kalagayan ng̃ buhay at mapantay sa mg̃a bituing nagniningningan na sa mg̃a matang nagmamasid sa ibaba ay nakaaakit, baka si Pepe pagkatapos magsawa ng̃ pagtatalik ng̃ sarisaring uri ng̃ ligaya na likha ng̃ kamunduhan, sa kanyang pagiisa'y magunita pa rin ang mg̃a unang araw ng̃ pagibig at sa gayo'y sumurot sa alaala ang mahihigpit na sumpang ipinang̃ako. Ah! Baká ng̃a! ¿Sino ang makapagsasabi? Kaya siya, kailan ma'y hindi makalilimot, siya ri'y magbabatang gaya ng̃ dati, magmamahal, maghihintay at sa gitna ng̃ pagluha'y magpapapatuloy ang paggiliw. Oo, siya'y hindi

magbabago, siya'y hindi makalilimot sa kanyang magandang bayani sapagkat yaon lamang ang makatutubos sa kanya sa gayong kabuhayan.

Malayo yaon at ang kanilang pagkakahiwalay ay waring nagiging lasong inot-inot lumulusaw at nagwawasak ng̃ kanyang puso, datapuwat mula sa kanyang kalagayang sakbibi ng̃ mg̃a dalamhati ay isa isang napaiilanglang ang kanyang mga gunitain, lumalayo, walang tigil, at doon, doon sa itaas na naaabot lamang ng̃ pagiisip ng̃ tao, doon sa kabila ng̃ pang̃inoring himpilan ng̃ mg̃a pang̃arap, doon niya hinahanap at doon niya nakikita ang nawawalay na kasi na aliw ng̃ kanyang kaluluawa't buhay ng̃ kanyang kabuhayan. Anong pagkatang̃ing umibig!

Sa mg̃a sandaling bago matulog ay hinahawakan ni Rosa ang kanyang panitik; gabi-gabi'y lumiliham sa irog kahit hindi pinaaabot rito, at yaon ang ginagawang paraan upang mabawasan ang kanyang tinataglay na sakit. Kanyang itinititik ang mg̃a damdamin at sa mukha ng̃ papel ay inilalahad ang kanyang mg̃a daing at himutok, ang pananaghoy ng̃ puso at pananambitan ng̃ kalulowa.

Minsan sa kanyang pagtulog ay dinalaw ng̃ pang̃arap; nakita niya si Pepe sa isang malaking sayawan. Oh! Anong pagkakiyas ng̃ tindig at pagka gandang lalaki! Kay laki ng̃ ipinagbago! Ang noong araw ay *estudianteng* malikot ay isa nang lalaking may mahihinahong kilos, maliwanag kung mang̃usap at ang pagmumukha'y puno ng̃ katalinuhan. Waring nagniningning ang makinis at malapad na noo, waring nag̃ung̃usap ang mg̃a tikom na labi, sa paning̃i'y nababadha ang pag

kamataas na paguugali at sa galaw nḡ katawa'y nakikilala ang tatak nḡ pagkamaranḡal at pagkakatanḡi. Lalong naululan ang kanyang pagibig, lalong nadagdagan ang kanyang paghanḡa. Sa kaliwa't kanan ang mḡa panauhi'y naghihintay nḡ paglapit nḡ binata at ang nanḡaroroo'y isa-isa niyang kinakamayan, kalakip ang ipit na nḡiti at mahigsi nḡunit matıos na bati. Ang lalong matataas na tao sa pamahalaan ay kanyang kakilala, ang lalong mga balitang marurunóng gaya ni Queson, Osmeña at kung sinosino pang mḡa tanyag na senadores at kinatawan ay nakikipagsalitaan sa kanyang lahat.

Ang mḡa dalagang naggagandahan ay nagpasalubong nḡ mḡa mapanghalinang nḡiti, nḡ mḡa maaamong titig at kung kanyang isayaw, wari bagang lubos na lubos ang nagiging kasiyahan nḡ kanilang loob. Anopa't ang lahat niyang nak!ta ay kinakilanlan nḡ pagkakatanḡi nḡ kanyang bayani. Oh! Diyata, diyata't umabot sa rito ang kagitinḡan ni Pepe? Ah! Siya'y nangliliit, lalong lumiwanag sa kanya ang masaklap na katotohanan kaya siya'y nagsiksik na lamang sa isang sulok upang panoorin ang kanyang bayani.

Sa bahaging ito nḡ panaginip ay siya'y kusang nagising at ang idilat nang mḡa mata'y wala siyang nakita sa silid kung hindi ang larawan nḡ «Nuestra Señora de la Paz» na sa kanya'y nagbabantay. «Isang pag̃arap»—ang pahibik na naibulong niya sa sarili- Sa gayo'y sumagi na naman sa alaala ang mḡa tinatanggap na balita at ang mḡa pitak na nababasa sa mḡa pahayagan na naglalathala nḡ mḡa papuri sa kanyang giliw. Nakita

niya sa pañgarap ang mñga tunay na pangyayari at ang kanyang panaginip ay tuloy pinanghinayañgan kung bakit hindi lumawig pa nang kahit na ilan lamang sandali. At tuloy di na siya dinalaw ñg antok. Nagkirutan na naman ang nagaantakang sugat ñg kanyang lugaming puso, kaya sa pagkakasubsub sa unan ay gayon na lamang ang ginawang pagdaloy ñg kanyang mapapait na luha.

Ang luha'y nagpapaluwag sa nagsisikip na dibdib at pagkaraang makaagos ay nagpapaliwanag ñg naguguluhang isip, kaya nang makaraan ang may kalahating oras sa ganitong kalagayan ay nagbañgon si Rosa Birhen, kinuha ang maliit na ilaw sa ibabaw ñg mababang aparador, ipinatong sa katabing baul at saka niya hinawakan ang panitik. Siya'y nagpasimulang sumulat;

"**Kailan ma'y mahal kong Bayani:**—Sa lagay mong iya't sa lagay kong ito, dapat ko ñgang mapagkilalang kahirapan ñga pala ang sa iyo'y aking pagibig, datapuwa't Bayani! tingnan mo, tingnan mo at kahit na ako naghihirap, kahit na ako napapagisa sa pañgungulila at pagtañgis, ang lahat, oo, ang lahat ay niyayakap ko rin, ang lahat ay aking binabata upang nang lalong mapatingkad ang malinis na uri ñg dalisay kong pagibig.

Iniibig ñga kita at noon pa mang araw ay napatunayan mo na ang mñga pinuhunan kong pagtitiis, iniibig kita at dahil sa pagibig na ito, ñgayo'y nalalabí ako sa isang walang katiwasayang kabuhayan, ñgayo'y ma-

dalas tumagaktak ang luha sa aking mg̃a mata, ng̃ayo'y madalas maglagos ang malalalim na buntong hining̃a sa nagsisikip kong dibdib, at ng̃ayon, ng̃ayo'y lalo pañg matamis sa akin na mahimlay sa madilim na libing̃an, kaysa mabuhay sa gitna ng̃ lahat ng̃ hirap at mg̃a pighati, kaysa mabuhay ng̃ walang pagasa, upang huwag nang magunita pa sa tui-tuina na ang aking pinakamamahal na naging sanhi ng̃ lahat kong pagtitiis at pagluha, iyang lalaking aking inibig higit sa aking sarili at higit sa lahat, si Bayani na siya lamang inaasahang dadamay sa akin, ng̃ayo'y patuluyang mawawalay, ng̃ayo'y waring di na makakamtan ng̃ salanta at aba kong kabuhayan.

AY! BAYANI! Hindi ko akalaing sa ganito hahanga ang magaganda kong pagasa; hindi ko akalaing ito ang ibubung̃a ng̃ aking pagibig! Kung sa bagay, sino na ng̃a ba akong hindi makapagbabata ng̃ mg̃a pagdaralitang kaakbay ng̃ aking kasawiang palad, akong natutong makiharap sa lahat ng̃ sakit ng̃ dahil sa iyo, sino akong magkakaroon pa karapatan ng̃ pagdaing at paghing̃i sa iyo ng̃ habag, ng̃ayong nagmamaliw kana sa iyong pagmamahal sa akin, sino ng̃a ako sa iyong panining̃in kung hindi isa na lamang kahabag-habag na babae, isa na lamang dalagang kaawa-awa? Ng̃uni't ang kahabag-habag na ito ang siya mong kaunaunahang pinalasap ng̃ tamis ng̃ iyong pagibig, ang kaawaawang ito ang siya mong kaunaunahang pinasamyo

ng̃ simoy ng̃ iyong pagmamahal, pinagtapatan ng̃ boong kasaysayan ng̃ iyong buhay at pinapagingat ng̃ iyong mahihigpit na pang̃ako. Bayani ko! Kay saklap ng̃ang gunitain kung pagkaraan ng̃ lahat ng̃ ito'y ako'y iyo nang limutin. Bayani! oh! Bayani! ikapaparool ko at ito ang magdudulot ng̃ lasong kamatayan sa imbi kong pagkatao.

Kalabisan nang ipaalaala ko pa sa iyo ang ating naging kahapon, kalabisan nang isa isa kong iulat dito ang bawa't binitiwan mong sumpa; sa ng̃ayo'y tinatawagan ko lamang ang iyong kalulowa at ang iyong puso, sa ng̃ayon ay ako'y naglalamay sa pananambitan at pagtang̃is. Matitiis mo kayang huwag dingin ang aking panaghoy? Kung matamis na sa iyong hangganan ang lahat at ako'y limutin, ikaw ang masusunod. Ng̃uni't huwag mong sapantahaing kita'y aking kapopootan. Asahan mong matititik sa lumuluha kong puso ang lahat na ginawa mong paghihirap ng̃ dahil sa akin, asahan mong kailan ma'y diko malilimutan ang ginawa mong pagmamahal sapagkat ang mg̃a iyon ay nasusulat sa araw-araw na pangyayari ng̃ aking buhay, hindi malilingid sa aking alaala hanggang sa mg̃a huling sandali ng̃ tang̃an kong hining̃a, gayon din yaong mapapalad na araw ng̃ ating kahapon ng̃ ang aking puso'y maligayang umaawit ng̃ maririkit na kudyapi ng̃ buhay sa piling ng̃ lalong pinakaiibig. Oh!...Bayani! kay saklap

alalahanin ng̃ mg̃a nagdaang panahon!"

Kaya Bayani ikaw na lamang ang nalalabi kong pagasa sa ganitong kabuhayan. Matang̃i sa iyo ay wala na akong masusumpung̃an pang magiging marapat na paghabilinàn ng̃ aking pagibig. Yayamang ikaw ang nagpapasan ng̃ Kurus ng̃ hirap ay ikaw na rin ang maging Calvariong hangganan ng̃ lahat kong tiisin. Sa Calvariong iya'y nanasain ko nang mapako at sa mg̃a huling sandali ng̃ tang̃an kong hining̃a ay nang maidalang̃in sa Dakilang Lumikha, «Diyos na maawain! Patawarin mo po ang aking iniibig!»

Kung sana'y ang liham na ito'y mababasa ni Pepe, magkakaroon kaya siya ng̃ pusong hindi matututong maawa? Datapuwa't ang gayong liham ay di maaaring umabot sa kanya, yao'y sa pinakailaliim ng̃ mg̃a damit ni Rosa matatago pagkatapos pabaunan ng̃ maraming halik at patak ng̃ luha, at sa mg̃a oras ng̃ kanyang kalungkutan, sa mg̃a sandali nang kanyang pagtang̃is, yaon, gaya ng̃ ibang nang̃aliligpit ay uulitulitin niyang babasahin at pananaghuyan ng̃ kanyang kaluluwa. Kaawa-awang dalaga!

Ang kanyang pihikang paguugali ay hindi makapagtulot na pagkatapos siyang limutin ay lumiham pa sa binata at ito ang nagiging sanhi kung bakit ang liham na yao'y hindi makaaabot sa mg̃a kamay ni Pepe. Ang mg̃a nakukulong na damdami'y sapilitang makapaglalagos sa alin mang dibdib, kaya ang dalaga'y itinititik sa papel ang mg̃a daing ng̃ puso. Salamat sa ganitong kapa-

raanan at nababawasan ang mg̃a kalumbayan ng̃ kanyang kaluluwa at magpahangga ng̃ayo'y mayroon pa rin siyang sapat na lakas upang makitunggali sa mariring dagok ng̃ pighati.

Nang matapos ang pagsulat ay binitiwan ang panitik; binasang umiiyak ang mg̃a malulungkot na talata. Sumapit ang paguumaga na dina nagtulot sa kanya upang umiglip na muli kaya maagang lumabas sa kakanan upang gumawa ng̃ pagkain. Pararaanin na naman ang mahabang maghapon sa pagbuburda ng̃ tahiing ipinagtatawid-buhay.

---

*******
*****
***



# IX

## MALAKING PAGLILIPON ÑG MGA TANYAG NA «LEADERS.»

Inot-inot nalalapit ang araw ng̃ politika. Sa lalawigan ng̃ Del Pilar ay mahigpitan na ang pagkilos. Ang mg̃a tanyag na «leaders» ng̃ lapiang Nasyonalista sa bayan-bayan ay nagkaisa nang magdaos ng̃ isang malaking paglilipon sa Beata palibhasa'y ito ang nasa kalagitnaan ng̃ lalawigan. Sa paglilipong ito ay pipiliin nila ang mg̃a kandidatong ilalaban sa halalahang darating. Ang kabilang partido'y mayroon nang mg̃a taong pinagkayariang ilakad at ang kanilang «convención» ay noon pang nakaraang linggo nayari.

Kaya nang sumapit ang Sabado nang umaga ay isaisang nagdatingdating ang mg̃a magkakapanalig sa maliit na bayan ni Pepe. Ang atin mang abogado ay umuwi na rin at gayon na lamang ang kagalakang tinamo ng̃ kanyang mg̃a kababayan. Siya ang lalaking ikinararang̃al ng̃ Beata at sa kanya napipisan ang pagasa ng̃ marami.

«Dumating si Jose Pérez»—iyan ang batian ng̃ lahat kalakip ang tuwa sa puso. Sa batang manananggol na kinasubukan ng̃ di lamang miminsang pagpapakilala ng̃ mataas na katalinunan at mainam na pakikisama sa kanilang kababayan, walang itinatang̃ing tao ng̃unit iisa ang ginagawang pagting̃in sa kanila, ang pagibig ng̃ lahat ay sa kanya nabuhos. Sa Maynila, sa mg̃a taga Beata ay nabubukas ang pinto ng̃ tahanan ni Pepe; lahad ang kanyang palad ng̃ pagtanggap; sila'y kanyang tinutulung̃an sa kanilang mg̃a lakad at pinagpapayuhan sa kanilang mg̃a gawain. Walang mataas na taong hindi niya nilalapitan kung nagiging kailang̃an at hindi marunong mapagod ng̃ pagdamay lalo na sa mg̃a mahihirap. Di lamang miminsan ni makalawang makapaggawad ng̃ malalaking tulong sa bayang kinakitaan ng̃ unang liwanag, at kadalasan pa'y hindi napababayad sa kanyang pagtupad ng̃ mg̃a tungkulin sa pagkamanananggol. At ng̃ayon, ang bayang iyang hindi marunong lumimot, ang bayang iyang pinamumugaran ng̃ magagandang paguugali ay laang gumanti ng̃ mg̃a tinatanaw na utang na loob sa paraan ng̃ pagbibigay sa kanya ng̃ karang̃alang higit sa alin pa mang maipagkakapuri ng̃ sino mang tao —siya'y ikakandidatong maging kinatawan sa unang purok ng̃ lalawigan.

Ang mg̃a kalalawigan man naman ni Pepe ay siya rin ang napupusuan at sila'y laang magpatibay sa nasa ng̃ bayang Beata. Mayroong isang matunog na pang̃alan na ilalapat sa kanya kaya inaasahan ng̃ mg̃a nang̃agsidalong na «leaders» mahigpitan ang magiging labanan.

Ang alituntuning susundin ay nahahati sa dalawang bahagi—pananghalian sa tahanan ng̃ kasalukuyang punong-bayan na susundan ng̃ halalan at talumpatian, at sa gabi'y isang malaking sayawan sa maluwang na tahanan ni Kabesang Totoy. Sa sayawa'y dadalo ang mg̃a piling familya sa boong lalawigan ng Del Pilar, gayon din ang maraming taga Maynila. Ang bahay ni Mang Dado sa Beata ay inihanda na rin dahil sa mg̃a inanyayahan ng̃ ating manananggol. Sa mg̃a ito'y nabibilang si Aling Tentay at si Florita, si Don Rafael at si Morales, gayon din ang mg̃a dalagang nakita natin sa malilim na bakuran sa Malate at ilan pang mg̃a «de confianza» ni Pepe.

Nang mag «aalas once» ay naipon nang lahat ang mg̃a «leaders» na kinatawan ng̃ bayan-bayan. Ang karamihay nang̃agsisakay sa tren at ang iba'y dala ng̃ mg̃a automobil. Gayon na lamang ang kanilang mg̃a salubung̃an at kamayan, ang salitaan at paguusap ng̃ nilalayon ng̃ «convencion». Si Pepe ay naroon na rin at siyang pinakabata sa kanilang lahat. Gaya rin nang dati ang kaniyang mahinahong kilos at ang pormal na pagsasalita na siyang nagbibigay pitagan at paggalang sa marami.

Hustong hustong ikalabing-dalawa ng̃ tanghali ng̃ pasimulan ang kainan ng̃ masasarap na handa ni Presidente. Ang litson ay apat, ang pinatay na inahing manok ay mayroong tatlong puo, bukod pa ang isang malaking pinatabang baboy at dalawang hitang baka. Masasarap na lahat ang pagkakaluto ng̃ mg̃a ulam palibhasa'y pinamahalaan ng̃ isang balitang mangluluto.

At sa di kawasa'y natapos din ang panang-halian kahit na tumagal ng̃ «pasado á la una.»

Ang lahat ay di halos makahing̃a sa kabusugan at ang iba'y nang̃amumula sa «espíritu» ng̃ alak. Gumala na rin ang mg̃a «Bismark» at «Predilectos», ang mg̃a «Londres» at «Bellezas», at ang mg̃a unang sindi'y nagsisipang̃alahati na. Napuno ng̃ usok ang kabahayan na nakihalo sa aling̃awng̃aw at halakhakan ng̃ mg̃a matatawanin. Nagpahing̃a silang mahigit na kalahating oras upang mabigyan ng̃ panahong tunawin ng̃ sikmura ang nilalaman ng̃ tiyan.

Mahigit nang ikalawa sa hapon nang pasimulan ang pulong na pinang̃uluhan ng̃ may handa. Pagkatapos na mabilang ang mg̃a pang̃alan ng̃ mg̃a kinatawan ayon sa talaan, ay binuksan ang pag-uusap. Mayroong ilang nagpasok ng̃ mahahalagang mungkahi at palagay na pinagtibay ng̃ marami palibhasa'y makabubuti sa pangkatin.

Nang makaraan ito'y isinunod ang halalan. Iniuna muna ang sa punong lalawigan at ang sa kagawad, saka isinunod ang sa mg̃a kinatawan. Dalawang pang̃alan ang napasok sa pagka-representante sa unang purok—ang sa kay José Pérez at Numeriano Gatdula. Dito nagkaroon ng̃ mahigpitang labanan sa mg̃a unang bilang sapagkat nagsalisi ang paglabas ng kanya kanyang balota. Mauuna ang José Pérez at susundan ng̃ Numeriano Gatdula. Dalawang daan na ang mg̃a botong naguguhit ng̃uni't lilima pa lamang ang lamang ni Pepe. Kumakaba ang lahat ng̃ dibdib at waring pinipigil ng̃ nagsisipakinig ang kanilang paghing̃a. Nakabunot pa ng̃ isang José Pérez na sinundan

naman ni Gatdula. Ang sumunod dito'y limang Gatdulang ualang patlang at sa gayo'y nagkapatas ang bilang. Walang nang̃ung̃usap, walang umiimik, walang kumikilos. Sino kaya ang susunod? Ang mg̃a Perista ay tahimik na tahimik. Ang mg̃a Gatdulista ay nang̃atutuwa sapagkat hindi nila akalaing makibilaban ng̃ mahigpit ang kanilang kandidato. Ang dalawang naglalabanang mananangol ay nagkakatabi sa pagkakaupo: si Gatdula'y nakahalukipkip at waring ipinagdadasal ang pananalo; si Pepe'y taas ang ulo at naglalaro sa mg̃a labi ang ng̃iti ng̃ matibay na pananalig. Isa pang boto ang lumabas, «Numeriano Gatdula»— ang sigaw ng̃ bumabasa. Si Gatdula ay sumampo ng hindi sinalisihan ni Perez. Narinig ang aling̃awng̃aw sa kabilang panig. Sa mg̃a mukha ng̃ mg̃a Perista ay nalarawan ang malaking pagkabigo. Numeriano Gatdula pa àt sinundan ng̃ José Pérez. Nagpahid ng̃ pawis ang bumabasa. Marami pang nalalabing boto ng̃unit sa labas ng̃ mg̃a balota ay tagilid ang̃ batang manananggol. Dumukot na muli ang bumabasa. «José Pérez», sumunod, «José Pérez,» isa pa «José Pérez» at hindi na ng̃a naglubay ang «José Pérez», «José Pérez» hanggang patuluyang naubos ang mg̃a balota sa «urna».

Nanagumpay si José Pérez! Ang lahat, sa kanya'y bumati't kumamay pagkaraang makapagalal ng̃ «Jefe de Campaña»; maging ang kanyang mg̃a nakalaban, palibhasa, sa mg̃a gayong taong may pinagaralan at pagbibigay laya, sa mg̃a lalaking marunong gumalang sa hatol ng̃ karamihan, pagkaraan ng̃ labanan, maging pahigpithigpit, ang

lahat ay panibagong nagyayakapyakap sa iisang tinutungong layunin upang sa gayong paraan ay managumpay ang kanilang hangarin, upang sa gayong paraa'y maipakilala sa kahit sino na sila'y nalulubid ng̃ pagkakapantaypantay, ng̃ pagkakapatiran at ng̃ katuiran.



## X

## ANG BULAKLAK SA BULAKLAK.

Si Pepe'y nasa Beata! Iyan ang sa tui-tui na'y naibubulong ni Rosa sa sariling paghahaka. Ang bayaning nakitunggali sa lihim ng karunungan ay nagbalik na taglay ang putong ng tagumpay. Ang kanyang pagkadating ay ipinagbansagan ng malalakas na huni ng pakakak at siya'y pinasalubungan ng bulaklak sa lahat ng dako. Hindi pa man nakararaan ang araw ng kanyang pagkaowi at ang bayang sabik na sabik ay nagputong na ng malaking pagtitiwala sa kanyang mautak na ulo.

Ano kaya ang mangyayari naman sa kaawa-awang dalaga? Siya kaya'y mananatili na lamang ng pagmamasid sa isang tabi na walang kaimik-imik ó papangkuhin ng bayani at ilululan sa kan yang sasakyan, gaya ng kanyang ipinangako nang sila'y magpaalaman? Oh! Lason ng pagaagam-agam na sumusunog sa puso! Sa gaya ni Rosa Birheng palubog na ang pagasa, ang mga huling

sandali nḡ pagasang iyan ay inihahanap pa nḡ lunas. Pagyao nḡ araw na yaon, kaypala'y siya namang pagkaburol nḡ kanyang pagibig, kaya ibig niyang mapatunayan ang magiging tadhana nḡ sawing kapalaran.

Ibig niyang mapagkilala ang ganap na katotohanan. Waring di pa sapat na siya'y limutin at sa mḡa huling saglit nḡ pagkabigo ay humahanap pa nḡ saksing mapanghahawakan. Ganyan nḡa kaya ang kabaliwan nḡ isang kalulowang umiibig? Sa harap nḡ masasaklap na katotohana'y pinagaalinlanḡanan ang totoo at ang paniniwala'y pilit pinakakapit sa hindi na mangyayari?

Si Rosa'y gayak dumalo sa malaking sayawang idaraos sa gabi at doo'y hihintain ang tadhana nḡ kanyang palad. Malamang na patuluyang mamatay ang kanyang naghihinḡalo nang pagasa, nḡunit sa harap nḡ kanyang giliw, maging ang kamataya'y may panghalinang nakaaakit. Kaya siya'y laang tumanggap nḡ mḡa panibagong sugat nḡ puso.

Ang mukhang yaong malaong hindi natunghayan nḡ kanyang mḡa paninḡin maliban sa mḡa panḡarap, ay ibig na muling makita, at sa isang gabing maligaya'y paminsanang sasamyuin sa harap nḡ giliw ang kabanḡuhan nḡ isang nalantang pagibig. Pagkatapos niyan, siya'y wala nang nanasaing iba pang bagay, at kung tunay na siya'y inilaan sa pagluha ay tahimik na magtitiis. Ganyan ang nayaring pasiya sa isip ni Rosa Birhen.

Nang hapon pa lamang na yaon ay binilibid na ang manḡilanḡilang buhok sa tabi nḡ kanyang noo upang sila'y manḡakulot bago dumating ang

gabi. Tiningnan ang pinakamahusay na kasuotan upang muling ayusin—isang renggeng Kalibo at seda falsang saya, enaguas na «Boal» at tapis na tul. Iyan lamang; wala na! Sa pamamagitan nḡ mḡa damit na iyan ay muling pasisikatin ang naglahong kagandahan na hinanḡaan din naman nḡ boong Beata, at baka sakaling sa mata ni Pepe'y manariwang muli ang bulaklak na nilanta nḡ maiinit niyang halik at sa gayon ay igawad ang halik nḡ kamatayan. At sa dalaga'y minsan pang umiwa ang kanyang pagkamaralita. Sapat na ba ang kasuotang yaon na bukod sa luma na ay lipas pa sa tabas nḡ pinakahuling hugis. Oh! Ang laki sa kahirapan! Kung siya nḡa lamang ay anak nḡ salapi at ang kagandaha'y mapalalamutihan nḡ magagandang damit at maniningning na hiyas, marahil ay muling maninikluhod si Pepe sa kanyang harap at sa kanyang pagkasilaw sa kanyang karikita'y minsan pang uulitulitin ang matatamis na taguri nḡ pagibig. Naglagos ang isang malalim na buntong-hininḡa sa nangsisikip niyang dibdib! Ano ang gagawin, magtiis! oh! magtiis!

Sumapit ang ikawalo sa gabi. Sa bahay ni Mang Dado ay naggagayakan na ang mḡa panauhin ni Pepe. Si Florita ang kaunaunahang nakapagbihis palibhasa'y siyang maliksi sa kanilang lahat. Barong «de gasa», sayang seda, enaguas na sedang may mḡa gintogintong bulaklak, ang tapis ay sedang tul na pinongpino, ang medias ay seda rin at ang butitos ay «charol» na «media entrada.» Alahas—finesang hikaw na malalaki ang bato, ang sa singsing na bato ay ga-mais at ang palawit sa liig ay isang pendentif na ang mḡa brilyante

ay napakagaganda ang kislap. Si Aling Tentay man ay marami ring taglay na alahas at gayon din ang mĝa dalaga nilang kasama, nĝunit malayongmalayo sila sa suot ni «Flor de Camia.»

Nang magiikawalo't kalahati ay sila'y nagsipanaog. Noo'y mainitan na ang sayawan sa malaking tahanan ng mayamang si Kabesang Totoy. Marami na ang mĝa panauhing nagdatinĝan na nanggaling sa malayo at dala nĝ mĝa automobil. Anĝ banda nĝ orkestang Bulakan ang nagpaparinig nĝ maiinam na tugtugin.

Nagpanhikan sila Pepe at pagkatapos nĝ pagsalubong nĝ magiliw na may bahay ay napalual na sa maluwang na bulwagan. Napakainam ang tugtuging ginaganap nĝ orkesta kaya di nalaon at sila'y nagsayawan na. Kanyakanya ring pareha at ang ugali sa Maynila'y dinala sa lalawigan.

Ang kagandahan ni Florita'y waring isang banaag nĝ araw na naglalaro sa ibabaw nĝ tubig. Ang mahal na damit at ang nagkislapkislapang alahas ay sumisilaw sa matang nagmamasid. Idagdag pa rito ang kanyang nĝiting sumisilo sa puso at ang titig na tumataos sa kalulowa, ang maayos na galaw nĝ balangkinitang katawan, ang malambing na tinig ng boses at ang matamis na panĝunĝusap, sino nĝa ang di makapagsasabi na siya'y isang diwatang nakikita lamang sa panĝarap?

Nĝunit sa isang tabi nĝ maluwang na bulwagan ay mayroong isang dalagang ang karikita'y waring pinilas sa lanĝit na ang bawat galaw nĝ taga Maynila ay hindi hinihiwalayan nĝ titig. Ang boong akala ni Florita'y siya ang pinakamaganda sa gayong pagkakalipon nĝ boong lalawigang

Del Pilar, ñgunit nang makíta si Rosa Birhen ay nagulumihanan ang kanyang mataas na puso. Sa dalagang nakukubli'y nawili siyang magmasid. Ang mapupuñgay na mata, ang balat-sibuyas na pisñging may butas, ang kilay na iginuhit at ang maamong mukhang puno ñg alindog at kapanglawan, ay totoong umakit sa kanyang kalulowa. Mura lamang ang suot na damit at walang hiyas sa katawan ñgunit ang kanyang sariling haka'y nagsasabing yao'y lalong maganda sa kanya.

Hindi mapalagay si Flor de Camia. Ibig niyang makilala si Rosa Birhen kaya bumulong kay Pepeng siya'y doon igawi sa kinalalagyan ñg dalagang naka salmon pagkatapos ñg kanilang pagsasayaw.

Ibinaling ni Pepe ang titig sa dakong yaon at sino ang kanyang nakita? Oh! Magandang larawan ñg pagibig na yumao! Ayon, oo, ayon ang giliw niyang nilimot na ang titig na sa kanya'y iniaalay ay waring nanunuot sa ubod ñg kanyang puso. Ang binata'y biglang napahinto at sa di kawasa'y napalakad nang palapit at kawit sa bisig ang taga-Maynila. Nataon pa namang sa pinakatabi ni Rosa'y mayroong isang likmuang walang tao at doon umupo si Florita.

Ang ating manananggol ay pinagpusan ñg malamig. Sa tabi ñg pinakakaawa-awang dalaga, ang datihang makiharap sa lalong dakila ay nagdamdam ñg kahinaan. Naumid ang kanyang dila at waring nadikit sa ñgalañgala, palibhasa'y sa isang saglit na nagdaan ay nakilala ang kanyang pagkakasala. Ñgunit siya'y isang lalaking may sapat na pagkukunan at kung nagigitlahanan ang

isip ay madaling matauhan. Kaya siya'y nagsalitang taglay ang ngiti sa labi.

—Ibig ninyong makilala ang bulaklak ng Beata na sa puso ng marami'y sapilitang umaakit?

Bilang katugunan, si Florita ay ngumiti at ang binatang nagtatanong ay nagpatuloy ng pangungusap.

—Kung kayo'y maging marapat nawang ako ang maging taga-pagpakilala. Binibining Rosa Birhen, ipinakikilala ko sa inyo ang aking kapareha.

At noon din ay naganap ang pagkikilala ng dalawang bulaklak.

Ang binata'y lumayo; sa harap ng dating giliw ay nagdamdam ng panglolomo ang kanyang masiglang katawan. Naupo sa isang silya at ang diwang kangikangina lamang ay kinalong ng ligaya, noo'y isaisang winawari ang tinig ng sariling budhi. Ang dalagang yaong unang kinasuyo ng kanyang puso, unang giniliw ng kanyang kaluluwa, unang sinipsipan ng matamis na «nectar» ng pagibig, ayon, gaya rin ng dating mahinhin at sa kabila ng ginawa niyang paglililo ay waring lalong nagiibayo ang pagibig. Yaon ang una niyang pinagpasasaan at dahil sa kanyang mga binitiwang pangako, sa kanyang mga pinagtibay na sumpa, ay nagtiwala sa kanya ng lalong mahahalagang sangla ng kanyang pagkababae. Yaon din ang paralumang naging taga-patnugot sa kanyang pagaaral, at doon napisan ang lahat niyang pangarap nang kapanahunang siya'y mababa pa at walang pangalan. Yaon ang bituing tumanglaw sa madilim na parang ng karalitaan at sa mga unang

araw ng̃ kanyang pagsusumakit, yaon ang nagbigay sigla sa kanyang batang kalooban. Sa kabila ng̃ lahat ng̃ ito ano ang kanyang iginanti? Masasaklap na lasapin ng̃ pagpapawalang halaga, mapapait na tiisin ng̃ napakadaling paglimot. Oh! Napakalaking pag-api sa isang mahinang babae! Ang kabuhayang matiwasay na umaagos, gaya ng̃ isang batis na mapananalaminan sa linaw, maligayang umaawit sa lilim ng̃ kakahuyan, ay kanyang pinang̃ahasang lusung̃in, ginawang pangpatid uhaw sa kanyang sabik na puso, ginawang palamigan ng̃ kanyang hapong kaluluwa, at nang makaraan ang kanyang pang̃ang̃ailang̃an, nang malabo na ang tubig, nang malusak ang ilalim at pumaibabaw ang putik dahil sa ginawa niyang paglusong, ay paminsanang tinalikuran, agad lumayong walang tanaw-likod at dina kailan man nagunita ang batis na nalabo at ang ganda'y nadung̃isan. Alin ng̃ang puso ng̃ babae ang hindi luluha at sa gitna ng̃ pagdadalamhati ay walang pang̃ing̃iming siya'y dadaliriin at ipagsisigawan, «Magdaraya! Salawahan!»

Ng̃unit ayon si Rosa Birhen; sa maamong mukha'y nalalarawan ang isang pag-asang naglaho, ang isang mapanglaw na kabuhayan, ayon, gaya rin nang dating laang magpatawad at ang bawat pag-aglahi'y tinutugon ng̃ pagluha. Sa malalamlam na titig ay di nababakas ang anomang kagalitan, at kung nagtatama ang kanilang mg̃a mata, yao'y waring napahahabag sa halip na huming̃i ng̃ pagpapaliwanag. Si Pepe ay nangliliit sa harap ng kanyang malalaking pagkakasala.

At siya ang sa kaalaman ng̃ madla ay uliran

sa paguugali. Ng̃ayon lamang ay siya'y inihalal ng̃ marami na maging kandidato upang gawing kinatawan, sapagkat sa kanya'y napipisan ang mg̃a dakilang asal. Ng̃unit ano itong kanyang ginawa? Umapi ng̃ pinakamahina, umaglahi ng̃ pinaka aba! Oh! Pagkakasalang napakalaki! Nang̃ing̃inig ang kanyang boong katawan, tumututol ang kanyang mataas na budhi! Hindi! hindi mangyayari ang ganito, hindi maaatim ng̃ kanyang pagkatao. May nalalabi pang magandang damdamin sa pitak ng̃ kanyang puso. Si Rosa Birhe'y dapat niyang pagbalikan, si Rosa Birhe'y dapat niyang pagtiklupan ng̃ tuhod at siya'y huming̃i ng̃ tawad.

Samantala, ang dalawang dalaga'y patuloy ng̃ paguusap.

—Masaya rito sa inyo—ang wika ni «Flor de Camia»—kahit na maliit itong inyong bayan ay maraming maiinam na tanawin.

—Iya'y gaya rin po ng̃ ibang mang̃a papuring tinatanggap ng̃ Beata—ang tugong nakayuko ni Rosa Birhen.

—Ng̃unit ang mg̃a papuri pong iya'y totoo. Bukod tang̃i riyan, dito'y waring maligaya ang mg̃a nananahanan at ayon sa sabi sa akin ng̃ inyong bantog na manananggol ay parang magkakapatid sila sa inam ng̃ pagsasama.

—Iyan po'y dala marahil ng̃ matiwasay na kabuhayan at ang kasiyahang loob ng̃ bala na sa kung alin na lamang ang kanya. Dito po'y wala ang hang̃aring magpakadakila at walang marunong magimbot sa ari ng̃ kanilang kapuwa. Dito po, ang̃ lahat ay nagtiting̃inan at nagdadamayan palibhasa'y ang ari ng̃ isa ay ari rin ng̃ karamihan.

—Kung gayo'y maligaya ang mabuhay sa silong ng̃ inyong lan̄git.

Napailing si Rosa. Sa lan̄git na binanggit ni Florita'y kinababakasan niya ng̃ mg̃a naglahong pagasa.

—Kayo'y hindi sumasangayon?—ang dugtong ng̃ nagtatanong.—Ah! Sinasabi ko na ng̃a ba't nababakas sa inyong titig ang kalungkutan ng̃ puso. Kayo'y nasa kalumbayan Rosa Birhen. Ipagtapat ninyo sa akin at kayo'y aking aaliwin.

—Oh! Kay ganda ng̃ inyong kalooban—ang halos nan̄gin̄ginig na niwika ng̃ dalaga. Makakikita pa kaya ako ng̃ isang gaya ninyo na ang kaya manang tinataglay ay kayamanan din ng̃ puso?

—Sa una pa lamang sandaling kayo'y aking makita ay naakit na ang kalooban at ako'y waring binatak ng̃ mapanghalina ninyong mukha. Bihibihirang nangyayari sa akin ang ganito at ang sinomang katuwaan ko ay ginagawang kaibigang aking dinadamayan sa lahat niyang pasanin.

—Ah! Marami pong salamat—ang nakatung̃o ring sagot ng̃ ating mabining dalaga.

Sa piling ng̃ babaeng yaon, siya'y waring nauupos na kandila, at ang diwang nananaghoy, tila ibig magtiwala. Ang tinig ng̃ boses niyon ay totoong napakalamig na nagiging isang lunas sa tinataglay niyang sakit.

—Kayo'y nananahanan dito, ayon sa sabi ni Pepe, at ginagawang hanap-buhay ang pananahi ng̃ «pilete». Magkano naman ang inyong kinikita? Ang pagtatanong ko'y huwag ninyong wikaing isang paguusisa lamang ng̃uni't udiok ng̃ nasa kong kayo'y aking mapaglingkuran.

—Mahigit lamang pong isang salapi sa loob nḡ isang araw, nḡunit yao'y sapat nang ipagtawid buhay.

—Ah! Sumama kayo sa akin sa Maynila at kayo'y tumahan sa amin. Ako'y naṅgaṅgailaṅgan nḡ isang mananahi at laan akong magbayad nḡ piso isang araw. Nḡunit sa inyo'y iba ang aking gagawin; bukod sa kayo'y aking titingnan parang kapatid ay bibigyan pa nḡ mahigit sa rian. Isipin ninyong mabuti.

Tumugtog ang orkesta nḡ «fox-trot». Kay Florita'y may lumapit na isang taga Maynila at naputol ang salitaan nḡ dalawang naguusap. Si Rosa ay kinuha naman nḡ isang kalalawigan kaya siya ma'y nahalo sa mḡa nagiindakan.

At nakaraan ang mḡa oras hanggang humating gabi. Si Rosa Birhe'y umuwing sakbibi ng pagmumunimuni. Hindi niya nakausap ang makisig na binata na nagpakalayolayo at umiwas na sa kanya'y lumapit.

Nḡunit sa kanyang sariling haka'y naglalaro ang isang sinag nḡ pagasa. Siya'y nagtunḡo sa sayawang laang tumanggap nḡ panibagong sukal nḡ loob, subali't sa sayawang yaon ay nakakita nḡ isang mayamang kaibigan. Ang kaibiganḡ yaon ay siya'y inaanyayahan sa Maynila at inaakit ang kanyang sariling hanapin ang kapalaran sa malaking bayan. Doo'y mamumulat ang kaniyang isip sa sarisaring suliranin at sa gayo'y malilirip ang lihim nḡ kabuhayan. Doo'y hinihintay siya nḡ ibang uri nḡ palad, at sino ang makapagsasabi kung ang kamay ni Floritang sa kanya'y iniaabot ay upang siya'y akain sa masayang pamumuhay?

Datapuwa't, sa gayong pakitang loob ay hindi naman marapat na siya'y agad pahikayat. Siya'y luluwas sa Maynila. oo na ng̃a, ng̃uni't hindi sa tahaann ni Florita siya maninirahan. Ah! Hindi ng̃a! Kung taimtim man sa puso niyon ang pag-aanyaya, lalo namang magaling na siya'y makapagbigay loob nang hindi magiging pasanin. Siya'y mayroong isang ali roong mayaman at doon siya tutuloy. Sa Escolta, marahil ay may tindahan na mang̃ang̃ailang̃an ng̃ mananahi gaya ng̃ «Centro de Modas,» «Chic Parisien,» at ang kay «Florence» kaya doon siya papasok.

Nayari na ng̃a sa kalooban ni Rosa Birhen ang isang matibay na kapasiyahan, na sa lalong madaling panahon ay kanyang isasagawa. Iiwan niya ang Beatang kinalalagakan ng̃ unang kasaysayan ng̃ kanyang naaping pagibig at tutung̃uhin ang Maynila na nagiing̃at ng̃ kanyang hinaharap. Siya ay babae na taglay ang kahinaan ng̃uni't naranasan na marahil ang lahat ng̃ uri ng̃ kahirapan, dahil diyan, siya'y mayroon ng̃ pupuhunanin —ang pagtitiis sa anomang gawain.

———(o)———



# XI

## SA GITNA ÑG MALAKING BAYAN.

Nang kinabukasa'y ipinagbigay alam ni Rosa sa kanyang ali ang niyari niyang kapasiyahan na sinangayunan naman niyon, kaya inihanda niyang lahat ang mg̃a kailang̃an upang makalulan sa unang tren sa araw ng̃ Linggo. Ang i!ang mg̃a ari-arian at damit ay isinilid sa isang takbang iyantok at nang dumating ang araw ng̃ kanyang pagalis ay iniwan ang Beatang kinahahabilinan ng̃ kanyang kahapon.

Síya'y dumating sa Maynila at tinung̃o ang tahanan ng̃ aling mayaman. Sa kalesa'y waring napapakinggang niya ang madalas na tibok ng̃ kanyang kumakabang puso. Ang tinutung̃ong kamaganak ay mamakalawa pa lamang niyang nakikita at siya man naman, kaypala'y hindi nakikilala niyon. Ano ang sa kanya'y mangyayari kung sakali't hindi patuluyin? Sa loob ng̃ kanyang kamison ay dadalawang pisong papel ang natatago na naging kalabisan nang isang linggong pananahi-

Sapat na kaya ito upang gawing pasimula sa kanyang pamumuhay sa Maynila? Kinakailañgang siya'y umupa ñg bahay na titirahan at bumili ñg pagkaing ipagtatawid gutom. Ang dalawang pisong kanyang iniingatan ay hindi makasasapat sa kahit na isang linggo man lamang. At saan ñga siya tutungo kung sakali't hindi tanggapin ñg aling mahigpit sa kualta? Samantalang iniisip ito'y lalo namang pinagaalinlañganan ang kalooban ñg kanyang kamaganak. Ano kaya ang magiging kasagutan niyong? Oh! Lalong naghihigpit ang kanyang paghiñga!

Dumating siya sa daang Sande at pinahinto ang sasakyan sa tapat ñg isang bahay na malaki. Nang makapagbayad ay kumatog sa nakalapat na pinto pagkatapos mabasa ang bilang. Siya'y binuksan ng isang alila.

—Ano po ang inyong gusto?—ang tanong ñg nagbukas.

—Ito po ba ang bahay ni Tia Memang—ang kanyang marahang tanong.

—Memang ñga po ang pañgalan ñg may bahay ñgunit, sino po ba kayo?

—Ako po ay kanyang pamangkin.

—Magtuloy kayo at sasabihin ko sa itaas.

Pumasok si Rosa Birhen. Ang alilang umakiat ay sinundan niya ñg tanaw at saka napabuntong-hiniñga. Samantalang siya'y natatayo sa silong ay gayon na lamang ang kaba ñg dibdib. Narinig sa hagdanan ang kaluskus ñg mña paa at minsan pa niyang itinaas ang titig. Isang matandang babae ang nanaog na agad niyang nakilala —yaon ang kanyang ale.

—Sino ka ba?—ang isinalubong na bati ng̃ matanda at inaninaw siya sa kanyang salamin.

—Ako po ang anak ni Mauro Bayan na inyong pinsang-buo at kilala sa pamagat na Irong Matulin.

—Si Mauro ba ang iyong ama? Saan ka nanggaling? Ano ang iyong pang̃alan?

—Ako po ay galing sa Beata at kilala sa tawag na Rosa Birhen.

—Oh, eh bakit ka naparito sa akin? Saan naroon ang ama mo?

—Maluwat na pong namatay si tatang. Ako po ay lumuwas dito upang maghanap-buhay at ipakikiusap ko sana sa inyo na dito na ako matira.

—Na dito ka matira sa akin? Paano ang pagtira mo dito ay hindi kita nakikilala.

Ang dalaga'y napaurong ng̃ isang hakbang. Dios na maawain! Kailan ma'y hindi niya inakalang ang aling itong kanyang nilapitan ay hindi siya tatanggapin. Siya'y umalis sa Beatang taglay ang magandang pagasa sa puso at nang dumating sa pinagsadyang kamag-anak ay pinagkaitan ng̃ tahanan. Ano kaya ang mabuti? Sa harap ng̃ matandang yaon ay ibig niyang magtiklop ng̃ tuhod upang siya'y kahabagan ng̃uni't sa ganitong haka'y nakikilaban ang kanyang kalooban. Sapat na ang ginawa niyang pagpapakilala at kung sa kabila niya'y pinagsarhan siya ng̃ pinto, maluwang ang *calle* at malaki ang Maynilang sa kanya'y aampon. Kaya nagsalita nang boong paghihinanakit.

—Kung gayon po'y paalam na ako sa inyo.

Kinipkip niya ang tampipi at biglang tumalikod sa ali. Ibig umagos ang kanyang mg̃a luha

ngunit kanyang pinakapigil upang huwag mahalata ang kanyang pagdaramdam.

Nang siya'y makalabas na ay inilapat ng alila ang pinto at siya'y napaluwal sa gitna ng isang malaking bayan; walang kakilala, walang gugugulin, walang tahanan. Oh! Kaawa-awang Rosa Birhen!

At ito'y bunga pa rin ng kanyang naabang pagibig! Diyata, diyata't pagkatapos na siya'y limutin, pagkatapos na siya'y magtiis ng malaon, ito pa ang idudulot sa kanya ng lisyang kapalaran? Napaka walang habag naman ng palad sa kanya!

Oo na nga't mayroong dalawang matatawag na kakilala sa Maynila, dalawang nilalang na kapuwa kalong ng salapi, dalawang pusong hindi magkakait ng pagtulong, datapuwa't ang dalawang ito'y siyang pinakahuli niyang lalapitan sa kabila ng kanyang mga batahin. Ang isa'y kinahahabilinan ng kanyang nalantang pagibig, ang isa nama'y naghahandog sa kanya ng tapat na pakikipagkaibigan. Sino man sa dalawang ito'y hindi niya mag gambala sukdan siya'y panawan ng hininga sa gitna ng *calle*, sapagka't ito ang iniuutos ng kanyang pihikang paguugali.

At lumakad siya ng lumakad na parang isang baliw na walang tinutungo. Ang mga tanawing kanyang namamasid ay totoong umakit sa kanyang paningin kaya umabot sa Binundok nang hindi niya namamalayan. Ang mabibilis na *automovil* at mauugong na *tranvia* ay lumito sa kanyang isip, ang salubungan ng mga nagdadaan na waring langgam sa dami ay gayon din, kaya nalimutan

niya ang kalagayan dahil sa panonood. «Ganito pala ang Maynila»—ang nawika niya sa sarili.

Siya'y huminto. Sa rami ng̃ mg̃a *calle* ay di niya malaman ang tutung̃uhin. Saan siya paroroon? Ano ang kanyang gagawin?

Samantalang ang mg̃a tanong na ito'y sunod-sunod pumapasok sa kanyang isip, ay marahan namang̃ dumarating ang isang malaking *automovil* na may lulang isang magandang lalaki. Sa minsang ting̃in lamang ay nakilala niya si Pepe na nakayuko at may binabasa. «Pepe! oh! Pepe!» —ang sigaw ng̃ kanyang kaluluwa at tuit pang mabuka ang mg̃a tikom na labi.

Nagdaan ang kanyang giliw. Sa kabila ng̃ kanyang mg̃a kasawian ay di nagtaglay ng̃ sapat na kaya upang matawag ang manananggol. Ayon, ayo't inotinot nalalayo ang kanyang inasahang makakaramay sa lahat ng̃ hirap. Samantalang̃ yao'y naka *autòmovil* at tung̃o sa kanyang malaking tahanan upang humarap sa masasarap na pagkaing ihahain ng̃ mg̃a alila, siya nama'y nakatayo sa bangketa, kipkip ang maliit na tampipi at nahihilo sa gutom. Kay laki ng̃a ng̃ agwat ng̃ kanilang kabuhayan! Lalo lamang niyang nakilala ang masaklap na katotohanan na di na kailan man manunumbalik ang mg̃a nagdaang araw ng ligaya't aliw nang siya'y hindi nakaiinom pa ng̃ mapapait na lasapin ng̃ kanyang inabang pagibig. Oh! Pagasang naunsiami! Pagibig na naglaho!

Hindi niya napigil ang dalawang patak ng̃ luha. Ang mg̃a patak na yaon, marahil ay ang pinaka tining na ng̃ mg̃a luhang dumaloy sa kanyang mg̃a mata, kaya siyang lalong nagdudulot

ng̃ mahahapding ulos ng̃ sakit. Sa kanyang pagkakatayo ay waring napako; pinanawan siya ng̃ lakas upang makahakbang at doo'y inibig na niyang siya'y lumubog na parang bula upang siya'y magkaroon na ng̃ ganap na katahimikan. Kaawa-awang Rosa Birhen!

Nakaraan ang ilang saglit. Sa malayo'y makikitang dagunot na dumarating ang isa pang *automovil*, at nang sa kanya'y malapit nakilalang ang laman sa loob ay si Florita. Nagtama ang kanilang mg̃a titig at dahil sa kabilisan ng̃ takbo ay agad nakalampas sa kanyang kinatatayuan. Ang katulina'y biglang napigil at saka dahandahang pumihit. Kanyang minamasid ang paglapit dahil sa siya ang tinutungo. Inakala niyang tumakbo upang huwag makilala sapagka't totoong nakahihiya ang kanyang kalagayan, datapuwa't bago pa lamang iniaang̃at ang kanyang mg̃a paa ay sunod sunod nang tumaginting sa kanyang pangdinig ang sunod-sunod na tawag—Rosa! Rosa! Halika Rosa—at sinundan ng̃ tumatawag nang pagpanaog—Rosa! ano ang ginagawa mo rito? Bakit ka nakatayo rian? Halika! Sumama ka sa akin—at hinawakan niyon ang kanyang kamay.

Siya'y sumunod na waring lumalakad sa pang̃arap; silay sumakay sa «auto» at nang maupo sa likmuan ay paminsanang tinakpan ng̃ dalawang palad ang mukhang luhaan.

—Huwag kang umiyak Rosa—ang aliw ni Florita—Narito ako sa iyong piling; ihing̃a mo sa akin ang iyong dinadanas na dalamhati at kita'y aking aaliwin.

Si Flor de Camia'y kumuha ng̃ «pañolito» at pinahid ang mg̃a luha ni Rosa; siya ma'y nakiluha na rin.



## XII

## DALAWANG PUSONG IISA ANG PAGIBIG.

—Rosa! Halika! Halika Rosa! Tayo na sa lilim ng̃ «acacia» at doon tayo magusap—ang sunodsunod na tawag ni Florita at sabay ang hawak sa kamay ng̃ dalagang nananahi.

—Paano? Hindi ba't ikaw rin ang may sabi na ang sayang ito'y kailang̃an mo bukas ng̃ umaga? Matatapos ko ba ito kung ako'y titigil?

—Walang kailang̃an. Tayo na sa bakuran; mainit dito sa itaas. Halika't mayroon akong sasabihin sa iyo.

Nagtindig ang inanyayahan at silang dalawa'y magkasamang nanaog.

Kararaan pa lamang ng̃ isang linggo ng̃ pagkakatira ni Rosa sa malaking tahanan ni Florita. Sa loob ng̃ isang linggong yaon ay nagkahulihan na sila ng̃ kalooban at totoong mainam ang pagsasama. Ang dalaga nati'y parang kapatid sa ting̃in ng̃ taga-Maynila, bakit ang isa pang tunay na ikinatutuwa niyon ay ang kagandahan ng̃ kanyang

mananahi. Si Rosa'y binigyan ng̃ sariling kuartong husto sa lahat ng̃ kailang̃an, isinasalo sa pagkain at ang lalong katang̃ian niyang maituturing ay siya'y pinagtatapatan ng̃ lihim. Ano pá ng̃a kaya ang kanyang nanasain? Kung sakali ma't siya'y itinatuwa ng̃ aling mayaman, ay pinagpala naman ng̃ isang magandang kaibigan na gumugumong sa salapi. Kaya si Rosa ay hindi gaanong nagaala-ala sa pang̃ang̃ailang̃an sa buhay ng̃ayong siya'y may pirmihang pinagkakakitaan.

Nang malilim sa puno ng̃ malaking «acacia» ay nagupuan sa isang bangko.

—Nalalaman mo ba Rosa na ako'y maligaya? —ang tanong ni Florita.

—Ikaw ay maligaya sapagka't isa ka sa pinakamapalad—ang tugon ng̃ dalaga.

—Nang dahil sa anong bagay?—ang ulit na tanong ng̃ una.

—Sapagka't ikaw'y anak sa salapi.

—Sapagka't ako'y anak sa salapi! at dahil dito, ako ay maligaya! Oh! Rosa! Rosa! Nagkakamali ka! Hindi lahat ng̃ mayaman ay kalong ng̃ kaligayahan. Si Aling Tentay na lamang ang kunin nating halimbawa. Si Aling Tentay ay isa riyan sa mg̃a taong taglay ang ng̃iti sa labi at iwi ang dalamhati sa puso. Si Aling Tentay ay mayroong isang napakalungkot na kahapon. Kung nababatid mo lamang ang mg̃a kalumbayang kumukuyom sa kanyang kaluluwa, oh! Rosa! Marahil ay mawiwika mong sa lalong mayayaman napipisan ang mg̃a mahihigpit na pasanin sa buhay ng̃ tao, at sa kabila niyan, siya'y kung aming tawagin ay, «Ang Masayang Balo.»

—Datapuwa't ikaw, maaari bagang ikaw'y hindi sa piling ng̃ ligaya laging tumibok ang iyong puso?

—Oo ng̃a ng̃uni't ang kaligayahan ko ay hindi nanggagaling sa aking pagka-anak mayaman. Noong araw na di ko pa nahuhulo ang mg̃a tibukin ng̃ aking puso, kahit na daan-daan ang gugulin sa alin mang bagay na makahumaling̃an ay hindi nagbibigay kasiyahan sa aking kalooban ng̃uni't, ng̃ayong ang bawat saglit na nagdadaan ay nagkakahulugan sa akin ng̃ isang matamis na alo ng̃ pag ibig, ang maghapon ay nakararaan sa paglasap ng̃ sarisaring uri ng̃ ligaya.

—Umiibig ka! Ha! Umiibig ka! Oh! Ang pagibig!....

—Umiibig ako Rosa at ang pagibig ko ang siyang kadluan ng̃ tua at aliw. Sa pagibig na iyan nasasalig ang aking magagandang pagasa at siyang hinihintay na magpapalasap ng̃ mg̃a dakilang sandali sa buhay.

—Maligaya ka ng̃a! Kay tamis dilidilihin ng̃ iyong magiging palad—at si Rosa'y kusang nagyuko ng̃ ulo.

—Nalulungkot ka?—ang magiliw na tanong ni Florita—datapuwa't hindi n man tayo magkakalayo. Ang katunaya'y ni hindi pa ako nakapagbibitiw ng̃ tiyakang pang̃ung̃usap. Mamayang gabi pa lamang ako magkakatiwala sa kanya ng̃ aking oo.

Si Rosa'y patuloy ang di pagkibo. Tumatahip ang kanyang dibdib dahil sa mg̃a damdaming itinitibok ng kanyang puso. Siya ma'y umiibig din, marahil ay higit sa alin pa mang pagibig ng̃ babae, ng̃uni't, sa aba ng̃ kanyang palad! Siya

pa namang sa pagibig lamang nabubuhay at sa pagibig pa rin nagpapasan ng maraming tiisin. Tunay nga kayang hindi iisa ang pagtingin ng Lumikha sa kanyang mga nilalang?

—Rosa! Rosa! Lumuluha ka! Bakit; bakit?

—Ako'y lumuluha ngunit' iya'y luha ng kagalakan. Ako'y nagagalak sapagka't naniniwala yaring sarili sa iyong magiging kabuhayan na di kailan man babagabagin ng dalamhati. Mayaman ka, marunong ka, maganda ka; ikaw ang paraluman ng Maynila; hindi maaaring palasapin ka ng hinagpis at siphayo ng magiging katali ng buhay. Florita! Flor de Camia! Sa pangalan na lamang, kay palad ng binatang magaari sa isang tanging pusong gaya ng nagpala at pinagkakautangan ko ng aking ngayo'y nilalasap na kaginhawahan. Sino kaya siya?

—Sino siya? Iyan ang hulaan mo. Titingnan ko lamang kung sa loob ng isang linggo ay nalilirip mo na ang lihim ng aking puso.

—Hindi ko mahuhulaan. Sa kanilang karamihan na pawang mga bagong Adonis, ay hindi ko pa natitiyak ang tunay na namamayani. Isa isa kong tatawagin ang kanilang pangalan at kapag siya'y natawag na ay sumagot ka ng «presente».

—Hale! hale!—ang masayang pasulong ni Florita—natutuwa ako sa kaparaanang iyan.

—Sasagot ka ng «presente»....Baka kahit na siya matawag ay ikaw'y magsasawalang kibo?

—Aba! Hindi! Sulong; pasimulan na natin.

—Fernando Gonzaga; ang balitang «sportman».

—Ha! ha! Si Fernando pa ang ginawa mong kapitan na pinauna sa hanay. Kung sino ang

nauuna'y siyang agad nalalagas sa bilang at si Fernando'y....wala na, malamig na bangkay.

—Pinatay mo! Hala! Eto ang hahalili. Tomas Fuerte, ang makisig na doktor.

—Na hindi magamot ang kanyang sariling katawan sa sakit na «amoritis.»

—Venancio Villanueva, ang bantog na mananangol.

—Na walang ipinananalong usapin.

—Ambrosio Ruiseñor, ang «periodistang de calibre.«

—Na payak na kasinungalingan ang isinusulat sa pahayagan.

—Ano ba iyan, puro na may kapintasan.

—Aba! Eh talagang ganyan ang mga taong iyan.

—Ah! Kung ganoo'y wala na akong masasabi. Ang mga natitira ay mahihinang lalo na di ko itinuturing na mga tunay na kandidato.

—Magisip kang mabuti. Tayahing magaling ang pangalan ng bayani. Sulong at pagnahulaan mo ay babayaran ko ng isang matimyas na halik sa namamurak mong pisngi.

—Taga rito ba sa Maynila ó sa lalawigan!

—Taga lalawigan nguni't nakikipamayan dito.

—Taga lalawigan? Kung gayo'y si Senador de Guzman.

Malayong malayo ang kagalanggalang na Senador.

—Ah! Sabihin mo na. Wala na akong nalalaman.

—Taga-lalawigan at sa gawi ninyo.

—Sa amin bang lalawigan?

—Ha! Sa del Pilar....oo na ng̃a lamang.

«Baka kaya si Pepe!»—ang biglang sumagi sa alaala ni Rosa. Si Pepe'y madalas ding magbisita roon. Taga-lalawigan daw ng̃ del Pilar! Sino kaya? at lalong sumasal ang tibok ng̃ puso ng̃ dalaga.

—Hindi mo malaman?—ang tanong na nakang̃iti ni Florita—kung gayo'y sasabihin ko sa iyo. Siya ay isang batang manananggol na ng̃ayo'y kasalukuyang sumisikat. Siya'y magandang lalaki. maayos kumilos, mainam mang̃usap. Siya ay.... iyong kababayan.

—Kababayan ko! Si José Pérez! Oh! Dios ko! Si Pepe pala! Si Pepe ay....

Biglang napatindig si Rosa. Hindi niya akalaing sa ganito hahangga ang kanilang magiliw na salitaan. Si Pepe ang pagkakatiwalaan ng̃ kanyang kaibigan ng̃ oo, ng̃uni't si Pepe ay kanyang iniibig. Diyata at panibago na namang tiisin itong kanyang yayakapin? Ah! Kung si Florita ng̃a ang maging kasuyuan ni Pepe ay walang pagsala at kanyang tututuhanin. Si Florita ang tala ng̃ boong Maynila. Oh! Mahal na Birhen! Ano na naman ang kasawiang ito na di niya inakalang sasapit. «Oh! Pepe! Pepe! kay sasaklap na lasapin ang iyong idinudulot sa aba kong pagibig» —ang sigaw ng̃ kanyang kalulowa.

Tinitigan niya ang dalagang kaulayaw na halos tumunaw kay Florita. Paminsanang napagmalas ng̃ayon ang tang̃ing kagandahan niyon at ang kayamanang mamanahin. Sa gayong anyo'y nagdamdam siya ng̃ kaliitan. Hindi maaaring kanyang iagapay ang imbing sarili sa kalakhan ng̃ kanyang

taga-pagampon. At lalo siyang nangliliit ngayon sa harap ng dalagang iniibig ng kanyang iniibig. Oh! Lisyang palad ng tao!

—Si Pepe'y ano? Sabihin mo sa akin. Iniuutos ko!—ang wika ni Florita na nagtindig na rin.

—Ah! Nabiglaanan ako—ang pasubali ni Rosa—hindi ko akalaing ang Beata'y siyang maging pinakamapalad na bayan. Napatindig nga ako! Hindi ko akalain! Tunay na tunay!—at siya'y nagalay ng isang ngiti.

—Ah! Itong si Rosa! Ginulat mo ako. Pinakaba mo ang aking dibdib. Ang boong akala ko'y mayroon kang ibang bagay na sasabihin.

—Wala! Tayo na sa itaas!

Lumakad sila na kapuwa may binubulay sa isip na sa iisang tao napipisan. Ang isa'y sumusurot sa gunita ang pagbubukang liwayway ng kanyang ganap na ligaya; ang isa'y tinatawag sa isip ang mga nakaraang araw ng tuwa at aliw at waring namamunsid ang paglubog ng kanyang pagasa.

Dalawang pagibig. Pagibig na nagsasaya at pagibig na lumuluha! Pagibig na nagdiriwang at pagibig na nagluluksa!

Dalawang puso! Pusong kalong ng mga kulay rosas na pangarap at pusong sakbibi ng pagdadalamhati. Pusong umaawit ng matatamis na kundiman ng pagmamahalan at pusong nagdadalit ng pighati't siphayo.

Oh! Ang mga hiwaga ng palad ng tao! Ang mga tinik at bulaklak sa buhay! Ang mga alo at sigid ng pagibig!

———(o)———

## XIII

## NANG MAGKASAMA ANG PUTI AT PULA.

Takip-silim sa Malate. Ang mukha ng̃ araw na inot-inot nagkukubli sa katapat na bundok, ang tahimik na dagat na magmula sa malayo ay kinamamalasan ng̃ napakarahang galaw ng̃ tubig, ang mahinahong simoy ng̃ hang̃in na naglalaro sa mg̃a halamang waring nang̃akayuko ang ulo, at ang boong paligidligid na nagpapakilala ng̃ isang di pangkaraniwang pagkakatigil ng̃ lahat ng̃ bagay ay naguudiok sa tao na itung̃hay ang mata sa kanluran upang malasin ang mg̃a huling sandali ng̃ paghihing̃alo ng̃ araw.

Mula sa isang durung̃awang makipot na nahaharap sa look ay nakasung̃aw si Rosa at sa kanyang pagiisa'y malayang pinaagos ang luha sa mg̃a mata. Kanyang binubulay sa isip ang mg̃a likawlikaw na pangyayaring kinahinatnan ng̃ kanyang palad na kailan ma'y payak na kapaitan na lamang ang idinudulot na lasapin. Kailan lamang siya lumuwas ng̃a sa Maynila upang

mabigyang laya ang pagnanasang malapit sa kanyang iniibig, namuhunan ng̃ lakas ng̃ loob sa paglapit sa isang kamaganak na nagkait ng̃ pagtanggap, napaluwal sa mg̃a lansang̃an na di alam ang patutung̃uhan at nang ang kaunting lakas ay laan ng̃ pumanaw, ay siyang paglitaw ng̃ isang di pa nalalaunang kakilala na sa kanya'y nagampon at kumaling̃a. Sa kakilalang ito na kanyang kinakitaan ng̃ napakainam na pagting̃in ay malayang umasa ang kanyang pihikang puso. Doon naglarong muli ang kanyang pagasa at yao'y itinuring na isang paralumang namamatnugot sa kanyang hang̃arin. Kay tatamis na sandali ang kanyang nilasap sa piling ng̃ kaibigang yaon! Kay iinam na gunitain ang kanyang binulay sa isip dahil sa pagasang siya'y natutumpak na sa daang patung̃o sa giliw. Sa loob ng̃ isang linggong pagkakasama nila ni Florita ay muling nanariwa ang kanyang lantang puso at kung noong mg̃a nagdaang araw ay nahirati sa pagdadalamhati ay bigla namang sumimsim ng̃ ligaya sa saro ng̃ masayang kabuhayan. Sa kina Florita'y madalas si Pepe ayon sabi ng̃ dalaga at wala ng̃ang pagsalang kanyang malimit yaong makikita at kung malauna'y magkakausap na sila at sa gayo'y masasabi niya ang mg̃a naluluom na damdaming iniiwi sa kanyang mapagbatang dibdib.

Datapuwa't saan ng̃ayon nasadlak ang pagasang iyan? Saan ng̃ayon napatung̃o ang kanyang mg̃a kulay rosas na pang̃arap?

Sa ilalim ng̃ bubong ng̃ bahay na yaon ay mayroong isang pusong tumitibok na umaayaw ng̃ kanyang kaligayahan. Ang pusong yaong kan-

yang kinakitaan ng̃ maiinam na pagtingin at pakikisama ay maligayang umaawit ng̃ kundiman ng̃ pagibig, ng̃ pagibig na kanya namang iniiwi sa mg̃a kubling pitak ng̃ nagdurusang dibdib. Mayaman yaon, dakila at tanyag, maganda, maraming taglay na katang̃ian at bukas ang isip sa pagkapagaral. Yaon ang kanyang tagapagampon, ang dalagang kanyang pinagkakautang̃an ng̃ malalaking utang na loob, ang dalagang higit sa kang̃ino pa man ay di niya madudulutan ng̃ hapis. Kung kinikilala man niya na siya'y may karapatang umangkin ng̃ pagibig na sa kanya unang iniukol, sa harap ni Florita'y hindi niya magagamit ang gayong karapatan. Yayamang siya'y inianak sa pagtitiis at nagpasan na ng̃ maraming batahin, siya na naman ang dapat magpatuloy ng̃ pagbabata. Ang lihim na ling̃id sa kaalaman ni Florita ay dapat ikubli rito at nang sa gayo'y huwag masira ang kanyang pagtitiwala kay Pepe. Silang dalawa ang siyang lalong magkabagay kaya sila ang dapat magalayan ng̃ pagibig; sila ang dapat magkasama sa habang buhay; sila ang dapat magkabiyak ng̃ dibdid. Siya, siya nama'y magpaparaya, at yayamang nilimot ay kusa nang magtitiis ng̃ tahimik. Anong pagkadakilang ugali!

Nagpahing̃a ang kanyang isip sa pagmumunimuni. Ipinukol ang titig sa malayong pinagsasalubung̃an ng̃ tubig at lang̃it at sa gayong anyo'y makailan niyang nasain na siya'y makaabot doon at umakyat sa itaas ng̃ himpapawid. Sa buhay na ito'y lagi ng̃ hirap ang kaakbay ng̃ kanyang puso, ng̃uni't sa lang̃it ang lahat ay li-

gayang walang kahulilip. At ngayo'y doon niya ibig magtungo.

Samantalang ang bagay na ito ang sumusurot sa kanyang gunita, ay siya namang biglang pagugong ng piano sa loob. Walang pagsalang ang mga daliri ni Florita'y naglalaro sa mga *tecla* at isang masayang «one-step» ang tinutugtog na nakikiayon sa mga tibukin ng kanyang naliligayang puso. Si Florita'y kalong ng magagandang pangarap samantalang siya'y sakbibi ng masasaklap na dalamhati. Si Florita'y may karapatang magsaya dahil sa kanyang napipintong pagibig; siya'y may katuwirang lumuha dahil naman sa kanyang lumalayong pag-asa.

Nang matapos ang tugtog ay dahandahan si yang pumasok sa loob. Si Florita'y wala na sa harap ng piano nguni't nagtungo sa asotea. Nilapitan niya ang papel ng musika at kanyang nabasa sa mukha ang, «Golden Moments.»

«Golden Moments!» Ah! Kay inam na pangalan ng tugtuging yaon! At kay inam naman ng pagkakahanay ng mga nota! Hindi nga katakataka na yaon ang piliin ni Florita ngayong umaapaw ang kanyang puso sa galak!

Siya'y nagtungo rin sa asotea. Naroon si Florita't namimitas ng bulaklak. Nang siya'y makita'y bigla yaong ikinaway ang magandang kamay at siya nama'y kusang lumapit.

—Rosa! Rosa! Malasin mo itong aking mga bulaklak, oh! kay babango—at sunod na sinamyo ang bango ng dalawang rosas.—Halika! Amuyan mo at nang ang iyong dibdib ay lumuwag.

—Mabango nga, at lalong kaakitakit ang pag-

kakasama ñg dalawang kulay—ang kanyang mahinahong sagot.

—Ang puti at pula? Mangyari pa. Ang puti at pula kung pagsamahi'y nagiging rosas at ang rosas ay nagkakahulugan ñg pagibig. Ano, hindi ba? Ito'y ibibigay ko kay Pepe mamayang kanyang pàgdating at sa pamamagitan ñg dalawang bulaklak na iyan ay mapaguunawa niyang ako'y sumasangayon na sa kanyang mñga hañgarin. Maaari bang ipakilagay mo lamang sa isang baso at ipaibabaw sa mesita? Ha! Rosa! Rosita? Tingnan mo ang mñga hayop na ito na sumisira sa aking magagandang halaman; lilinisin ko sila rito.

Kinuha ni Rosa ang dalawang bulaklak at saka pumasok. Sa calle'y siyang paghinto ñg isang *Ford.* Bumaba ang isang makisig na lalaki at binagtas ang halamanan sa harap ñg bahay. Tuloy-tuloy umakyat sa hagdanan at isinabit sa itaas ang pàha inglesà, saka sumuñgaw sa pinto.

Ayon sa harap ñg mesita ang dalagang kinasasabikan ñg kanyang puso. Ayon at iniaayos sa baso ang dalawang piniling bulaklak na agad napansin ñg binata ang mñga kulay kaya ito'y dahandahang lumapit. Ang kanyang sapatos na goma ay hindi man kumalatis at nang bubukhin ang bibig ay siyang paglingon ñg dalaga.

—Rosa!—ang biglang namutawi sa bibig ni Pepe at napaurong sa kanyang paglapit.

Si Rosa'y nagpasalubong ñg isang nañguñgusap na titig. Sa titig na yao'y kasama ang kanyang kalulowa't diwa. Oh! Ang hiwaga ñg pagkakataon! Ang mñga pakana ñg mapaglarong palad! Ang lalang ñg katalagahan! Bakit sa mñga mase-

selang sandaling iyon pa naman pinagkita ang dalawang puso....

—Rosa! Bakit ka narito?—ang tanong ni Pepe.

Ang dalaga'y hindi nakakibo dahil sa waring mawawalat ang kanyang dibdib sa sukal ng̃ loob. Ang titig na ipinasalubong sa binata ay naroon pa rin at nakapako sa mukha ng̃ kaharap. Ang titig na yaon ng̃ mg̃a matang nagsisipagsalita, nagaapoy mandin, ang kapung̃aya'y waring nanglilisig ay inot-inot naggalawan, nagdilim, pinang̃iliran ng̃ luha; ang nakalantad na dibdib na gayon na lamang ang tahip ay nakuyom; ang mukhang wala ng̃ kadugo-dugo ay inot-inot nayuko at dahil sa mariring dagok ng̃ kalungkutan ay paminsanang natutop ng̃ dalawang palad, tuloy maliksing lumayo at pumasok na lumuluha sa kuarto.

Sa kabilang panig ay lumitaw si Florita na naglalaro sa labi ang isang matamis na ng̃iti. Maliksi itong lumapit sa natigilang binata at nagalay ng̃ isang maligayang bati.

—Pepe; Pepe! maupo ka! maupo ka Pepe!—ang sunodsunod na sabi ng̃ dalaga.

Naupo ang inanyayahan. Dahil sa nanyari sa kanya ay hindi pa ganong makapang̃usap.

—Minamasid mo ang aking mg̃a bulakklak? Naaakit ka baga?

—Minamasid ko at ako'y inaakit. Sariwang-sariwa pa at marahil ng̃ayon mo lamang pinitas. Ykaw ba ang pumitas?

—Oo, bakit mo itinatanong? Ako ang pumitas at pinapasok ko kay Rosa. Aba! Maalaala ko pala, narito si Rosa Birhen.

—Si Rosa Birhen!—Ang pamanghang tugon ng̃ binata!

—Si Rosa Birhen!—ang ulit na pakli ni Florita.—Ibig mo bang mapatunayan? Tatawagin ko siya.

—Ah! Huwag na! huwag na!—ang maligsing pigil ni Pepe.—Ibig kong tayo'y magkaigi sana ng̃ usapan ng̃uni't sa ng̃ayo'y alam mo na naman ang sanhi ng̃ aking pagsaglit dito. Naaalaala mo ba ang iyong pang̃ako sa akin? Ibig kong mapatunayan ng̃ayon ang iyong pagsangayon sa dati at dati kong mg̃a pakiusap kaya kalabisan dito si Rosa. Sa muli kong pagparito saka tayong tatlo magusap. Ng̃ayo'y ikaw lamang ang kailang̃an ko ah! Florita! Mapanglaw ng̃ayon, mapanglaw na mapanglaw ang aking kabuhayan!

—Kung gayo'y lumigaya ka—ang pang̃iting sagot ng̃ dalaga—eto ang dalawang bulaklak na naglalarawan ng̃ dalawang puso—ang puti ay ang sa iyo at ang pula ang sa akin. Eto, tanggapin mo at umuwi ka na. Hindi ako maaaring makiharap ng̃ayong naibigay ko na ang aking tiyak na kasagutan.

—Ang bulaklak ay nalalanta; iba ang ipabaon mo sa akin—ang pagmamatuwid ni Pepeng ng̃ayo'y pinagsaulan na ng̃ isip.

—Ng̃uni't wala sa bulaklak ang katang̃ian kundi sa kanilang mg̃a kulay. Ang puti at pula kung pagsamahin ay nagiging rosas at ang rosas ay nang̃ang̃ahulugan ng̃ pagibig.

Sinundan ni Florita ng̃ tindig.

—Siya, yumao ka na at bukas ka magbalik.

Ngayo'y mayroon akong mga bagay na iisipin yayamang may tali na ang dating malaya kong puso.

Umalis si Pepeng taglay ang dalawang bulaklak. Parang nakawala sa bilangguan nang mapalabas sa «calle» at masakay sa kanyang auto. «Luneta»—ang sabi sa chaffeur at paminsanan siyang tinangay ng mabilis na sasakyan. Ibig wari niyang lumipad sa alapaap, walang tigil na tumakas at humanap ng isang tahimik na lugal na mapagiibisan ng mga dalahin ng ngayo'y litonglitong isip.

---

*******

*****

***

## XIV

## ANG TINIG ÑG SARILING BUDHI.

Nang sumapit si Pepe sa bahay ay napalugmok na lamang sa isang silyon. Ang mukha ni Rosa Birhen ang nakadikit sa balintataw nğ kanyang mğa mata. Ang mukhang yaong magandang tulad sa pagbubukang liwayway ay kanyang kinamalasan nğ mapapait na luha; mukhang naglalarawan nğ kanyang naging kahapon at nğ kaunaunahan niyang pagibig.

Kanyang napagalaala ang mğa lumipas na araw. Si Rosa'y pinagingğat niya nğ kanyang mahigpit na pangğako at sa kabila nito, si Rosa'y nagtiwala at nagbigay sa kanya nğ mahahalagang sangla nğ pagibig. Noong panahong siya'y isa lamang kubling nagaaral ay kay Rosa napisan ang lahat niyang gunitain. Makailang isumpa niya sa sariling kalooban na yao'y kailan ma'y hindi niya paluluhain, at bilang katunayan niyan ay walang araw na nakararaang hindi siya lumiliham sa iniibig.

Yaon nama'y tahimik na naghintay at umasa. Sa Beata'y nagpatuloy nḡ pagaabang sa kanyang pagbalik. Ang bawa't tagumpay na kanyang matamo ay di masayod na kagalakan ang ibinigay sa dalaga. Ang mḡa pitak nḡ pahayagang kinatatalaan nḡ kanyang panḡalan ay pinaggugupit at itinago. Ang mḡa balitang tinanggap ay ipinagtititik sa mukha nḡ papel at sa pamamagitan nḡ kaparaanang iyan ay nakasunod iyon sa kanyang pagtaas. Yao'y maghamaghapong napagisa sa panḡungulila at walang iniaaliw sa diwa kung hindi ang pagalaala sa kanyang mḡa sinaksing panḡako, na siya'y babalik sa Beata oras na makatapos nḡ karera at sa maliit na simbahan, sila'y magiisang puso. Sa gayo'y malulubos ang kanilang kaligayahan at boong layang lalasapin ang matamis na «nectar» nḡ pagibig. Wala nang magiging kalumbayang dadalaw sa kanilang mḡa puso, datapuwa't mabubuhay na taglay ang magagandang hanḡarin.

Datapuwa't nakaraan ang panahong yaon at siya'y naging isang manananggol. Waring hinipan nḡ hangin ang pagiging balita nḡ kanyang panḡalan. Ang lalong mḡa tanyag at mayayamang familya ay nagbukas sa kanya nḡ pinto. Siya'y naging isang tanḡing bilang sa mataas na lipunan. Ang mḡa magagandang bulaklak ay umakit sa kanyang puso at dahil sa kanilang karamihan, siya'y nagpalipatlipat nḡ pagsamyo nḡ bango. Marami ang sa kanya'y umibig nang dahil sa kanyang mamanahing kayamanan. Ang iba'y naghanḡad makalakip ang kanilang sarili sa kanyang bantog na panḡalan upang matawag na, «Señora

de Pérez.» Kanilang ipinagkapuring masabing siya ang kanilang giliw, palibhasa'y mayroon siyang sariling maningning na uri sa alin mang pagkakalipon. Kanya tuloy naitanong sa sarili kung ang mĝa dalagang yaon ay madaliang matatamo noong siya'y «estudiante,» na kung hindi pagkalooban nĝ kualta nĝ amain ay walang magiging laman ang bulsa. Isa isa niyang ginunita kung sino sa kanila ang di magaalinlanĝang sa kanya'y iibig at ni isa ma'y walang napagbatayan nĝ paniniwala. Ah! Wala! Wala nĝang makikipagalukan sa kanya nĝ pagsuyo! Nĝayong siya'y isang balitang manananggol at tagapagmana nĝ mayamang amain, ang kahit sino sa kanila ay walang hindi niya makukuha, datapuwa't noong araw? Malayong malayo! Si Florita na ang ka unaunahang sa kanya'y hindi papansin. Ang palad nĝ tao'y hindi laging nakanĝiti at ang kanyang kalagayan nĝayo'y maaaring magbago sa araw nĝ bukas, Sa gayo'y sino ang kanyang magiging karamayramay sa hirap; sino ang tutulong sa kanyang mĝa papasanin?

Samakatuwid, kailanĝan niya ang isang makakatali nĝ buhay na sa kanya'y makikisama, hindi dahil sa kanyang kayamanan at kagitinĝan kung hindi dahil sa malinaw na adhikain nĝ isang tunay na pagibig. Sa bagay na ito'y isang panĝalan lamang ang boong alindog na sumusurot sa kanyang haka—ang kaunaunahang sinuyo nĝ kanyang puso; ang tuguring Rosa Birhen. Si Rosa ay nagtiwala sa kanya noong siya'y isang abang nagaaral at si Rosa ang kanyang nilimot nĝ siya'y maging isang magaling na manananggol. Hindi

baga iya'y isang napakalaking pagapi sa dalagang uliran ng̃ kalinisan?

At si Rosa Birhe'y sino? Si Rosa Birhe'y isang hamak na bulaklak na umunlad lamang sa halamanan ng̃ Beata. Ang isipa'y hindi nahubog sa loob ng̃ isang colehio at walang namumuang̃an tungkol sa pagsasalita ng̃ ibang wika. Ang mg̃a kakilala't kaibigan ni Pepe'y totoong mahiligin sa mayamang wika ni Cervantes at kailan ma'y hindi kasang̃ayon na iagapay dito ang wikang inawit ni Balagtas sa kanyang «Florante.»

Si Rosa'y hindi nagsasalita ng̃ kastila at tunay na ito'y isang malaking kapintasan!

Ang isang taong gaya ni Pepe'y dapat humanap nang mapapang̃asawang angkop sa kanyang kabuhayan. Kung si Rosa Birhen lamang ang ipakikilala niya sa mg̃a dakilang tao na ang karamiha'y hindi marunong ng̃ tagalog, mahang̃ay pa'y manatili na siya sa pagkabinata habang buhay. Ang kabantugang itinayo pagkatapos ng̃ mahabang panahon ng̃ pagtitiyaga ay hindi maaaring iguho sa isa lamang kamalian ng̃ gawain.

At paano naman si Rosa? Si Rosa'y naghihirap; si Rosa'y lumuluha; si Rosa'y nagpapasan ng̃ maraming tiisin dahil sa ginawa niyang pagaba. Ang lahat ng̃ iya'y siya ang nagdulot sa dalaga. Kung siya'y isang marang̃al na tao na taglay ang mg̃a dakilang asal, ay dapat niyang sarilinin ang mg̃a ibinung̃a ng̃ kanyang mg̃a gawain. Sa mata ng̃ tao'y isang karuwagan ang kanyang inaasal at sa mata ng̃ Diyos ay isa namang malaking pagkakasala. Sa kabila nang dapat niyang balikatin ang kabigatan ng̃ pagtupad

sa tungkulin, ay iniatang at pinadadala niya sa iba na nagtitiis at nagtiis ng̃ gayon na lamang dahil sa pagibig. At ang isang ito'y isa pa namang babaeng taglay ang kahinaan na walang magagawa sa kanyang pagapi kung hindi lumuha. Nang hapon lamang na iyon ay namalas ng̃ kanyang dalawang mata na si Rosa ay lumuha, at ang gayong tanawi'y halos tumunaw sa kanyang puso.

Si Rosa'y dapat niyang tubusin, maging siya'y mamuhunan nang kahit na gaano. Iyan ang isinisigaw ng̃ kanyang budhi. Kailan man ang *conciencia* ng̃ isang tao ay hindi nagaakay sa kamalian, sapagka't iyon ang tanglaw ng̃ katotohanan at katuiran na ipinagkaloob ni Bathala sa lahat ng̃ kanyang nilalang at dahil diyan, dapat siyang makinig sa tinig ng̃ sariling budhi.

Datapuwa't....hintay! hintay muna! Paano si Florita? Ah! Si Florita'y anak mayaman at maraming lumiligaw. Hindi niya ito dapat alalahanin. Ng̃uni't, sayang! Sayang na sayang si Florita! Oo, sayang si Florita ng̃uni't kaawa-awa si Rosa. Ang kaawa-awa'y dapat kahabagan at hindi ang puso ni Pepe ang makatitiis ng̃ayong siya'y pinapatnugutan ng̃ liwanag.



## XV

## PUSONG MAPAGPARAYA.

Dumating ang kinabukasan. Ang mg̃a unang sinag ng̃ araw ay pinasalubung̃an ni Pepe ng̃ isang mataos na titig. Nakaraan ang magdamag na di siya halos nakatulog dahil sa mg̃a pagtititikang ginawa ng̃ kanyang sariling budhi. Sa gitna ng̃ katahimikan ng̃ gabi'y lalong napagkilala ang malaking kasalanang inasal at magdamag na di hiniwalayan ng̃ larawan ni Rosa Birhen.

Sa sarili'y pinatototohanang siya'y nagkamali. Si Rosa'y hindi niya dapat iwan sa pagluha. Kilala niyang labis ang maselang kalooban ng̃ dalaga na dahil sa kanyang paglimot ay mamarapatin pa niyon ang magtiis sa halip na huming̃i ng̃ pagpapaliwanag sa gaya niyang nagmaliw. Ng̃ayo'y siya ang lalapit kay Rosa; ipaliliwanag niya ang kanyang ipinagkaganoon, isa-isa niyang iuulat ang mg̃a mahahalagang sanhi; ipakikilala niya ang kanyang katayuan at si Rosa na ang bahalang magpasiya sa kanyang magiging palad.

Nakapagbitiw siya ng mga unang pangungusap sa pangalan ng pagibig, dahil diyan siya'y laang tumupad sa ipinangako.

At nang umagang yaon, pagkaagahan ay siya'y nagbihis at nagtungo sa Malate. Ang malamig na hanging sinagap sa «automovil» ay nagpasariwa sa napuyat niyang isip. Magiika siyam na nang siya'y matapat sa tahanan ni Florita na taglay sa bulsa ng amerikana ang isang magandang singsing. Iniiutos ng tungkulin kay Rosa niya ialay ngunit ipinipilit ng pusong sa magandang kalingkingan ni Florita dapat niyang ipalamuti.

Nang itungtong ang paa sa loob ng halamanan ay may namataan sa gawi roon na isang babaeng nakayuko. Sa pangalawang tingin ay napagkilala niya si Rosa na namimitas ng mga bulaklak sa gitna ng bulaklakan.

«Mabuting pagkakataon ito—ang nawika niya sa sarili dahil sa si Rosa nga ang ibig muna niyang makausap, kaya siya'y walang alinlangang lumapit sa kinatatayuan ng dalaga.

—Rosa!—ang kanyang banayad na tawag at ang dalaga'y biglang nagtaas ng ulo at hinarap siyang naggagalawan ang mga labi kahit na hindi nangungusap.

—Rosa!—ang kanyang ulit—mabuting pagkakataon ito; sa pagparito ko ngayon ay ikaw ang nasang makausap.

—G. Pérez—ang tugon ng dalaga—maraming salamat sa inyo ngunit alam ko na marahil ang inyong mga sasabihin.

Ang tugong ito ni Rosa ay waring nagsusi ng kanilang mga labi. Sila lamang dalawa; wa-

lang sino mang makapapapakinig nḡ kanilang sasabihin; walang paninḡing magmamasid nḡ pagtahip nḡ kanilang mḡa dibdib na pinaglalagusan nḡ mahihigpit na paghinḡa. Oh! Mapanḡanib na mḡa sandali! Hindi na nḡa kaya ito maiiwasan? Sa gayong kalagaya'y totoong siki ang kanikanilang sarili; dapat pagtibain ang mḡa kalooban at pigiling ang mḡa damdamin.

Naghari ang ganap na katahimikan; isang pagkakatigil na nangyayari sa sino mang nakababatid na sila'y nabubunḡad sa isang gawaing kinababatayan nḡ kanilang mḡa hinaharap. Si Pepe'y nagnasang bumanggit nḡ mḡa pangyayari at mḡa kadahilanan na naging balakid sa kanilang buhay, datapuwa't dahil sa napakalamig na kasagutang kinamtan ay kusang naumid ang dila. Si Rosa nama'y inakala ang maglahad nḡ mḡa laman nḡ isip at damdamin nḡ puso na iniwi sa sarili mula nḡ sila'y magkahiwalay upang maipakilala ang kanyang pagdaramdam at pagkaapi, datapuwa't pinigil nḡ pihikang paguugali ang inibig na banggitin nḡ puso. Sa di kawasa'y nagsalita si Pepe dahil sa itinuring niyang tungkulin na ipakilala ang kanyang pagkalalaki.

—Rosa; Maluwat, oo, maluwat na maluwat na di tayo nagkaniig. Nakaraan ang isang panahong yumao, nakilala kong ako'y nagkulang nḡ malaki; ako'y nakapagpabaya sa aking tungkulin, datapuwa't nḡayon, eto ako; iniuutos nḡ aking karanḡalan na sa iyo'y humarap na taglay ang isang matibay na haka; magsalita ka; sabihin mo ang iyong ibig na manyyari at alangalang sa aking

ipinangako, ako'y handang tumupad ng iyong mamamarapatin.

Oh! Kay lalamig na pangungusap na namulas sa dating magiliw na labi! Walang itinitibok na pagibig! walang inaawit na pagmamahal! Ang mga salitang yao'y umiwa sa nagdudurugong puso ni Rosa na sa gitna ng mga pagdadalamhati'y naghahanap pa rin ng kahit na kaunting paggiliw.

Isang sumandali ang nagdaan na di umimik ang dalaga. Ikinurap ang mga mata na pinangiliran ng luha, hinawi ang mga buhok na humahalik sa dalawang pisngi at saka boong lumbay na nangusap.

—Pepe! Nagsalita ka ng sinsay sa tibukin ng iyong tumututol na puso. Magwari ka! Kilalanin mo ang kabigatan ng iyong mga sinabi. Sa aki'y hindi kailangang ako'y magtiis ng hirap, nguni't hindi ko mapaghihirap ang iba ng dahil sa akin. Makailan kong isipin sa aking pangungulila ang nasapit niyaring sarili at makailang mapagkilala ang dapat kong ugaliin. Hindi nga Pepe! Ang isang gaya kong nagtiwala sa maralitang *estudiante* ay hindi makaaangkin ng pagibig ng balitang mananangg ol.

—Oh! Rosa! Huwag mong ipakababa ang pagtingin sa iyong sariling kahalagahan.

—Naririan ang sanhi Pepe—at siya'y tumungó sa lupa.

Ang isang pagibig na gaya ng akin ay walang tinatanaw na kaligayahan. sapagka't anong magiging kapalaran ng isang gaya ko na sa bawa't nagdadaang saglit ay namamasid ang paglayo ng kanyang pagasa? Hindi! hinding hindi! Pepe!

Higit kailan man, ñgayo'y lalong matibay ang aking paniniwala. Sa ating kabuhaya'y may isang malaking hadlang na sumasansala upang tayo'y magkalapit; magpatuloy ka ñg paglakad sa daang sinabugan ñg naggagandahang bulaklak at ako'y magpapatuloy naman ñg pagtitiis.

—Ñguni't....Rosa! Huwag mong ituring na ako'y hindi nagsasabi ñg tunay kong niloloob. Ñgayon ma't nais mong tuparin ko ang mña binitiwang sumpa sa pañgalan ñg pagibig, ako'y nakatalagang magpatunay sa aking mña sinabi.

—Hindi Pepe! Isinasauli ko ang iyong mña pañgako; ikaw'y malayang gaya ñg dati.

Sa itaas ay tumaginting ang isang bahagi ñg «Traviata.» Ang dalawang naguulayaw na puso'y kapuwa natigilan, iginawi roon ang mña titig at tahimik na naghintay.

Ang piano'y inot-inot lumalakas ang tinig at nagsasabog ñg matatamis na nota, samantalang ang dalawang nasa lupa'y patuloy ñg pananaiñga.

Sa kaluluwang nalulumbay ang musika'y nagbibigay alab sa damdamin at ang diwang nananaghoy ay namumulaklak sa labi ñg malulungkot na pañguñgusap. Kaya nagsalitang muli si Rosa na basag na basag ang boses.

—Ayon! Nagsasaya ang pusong kalong ñg mña pañgarap. Sa kanyang pagiisa'y tinatawag ang nawawalay na giliw. Pepe! Sulong na! iwan mo na ako rito! Samantalang kayo'y maligayang lalasap ñg mña dakilang sandali sa buhay, ako'y magiisa ritong dadalit ñg mña pighati ñg puso. Sulong! sulong na! Naghihintay si Florita!

Ang binata'y napalakad ñg di niya sinasadya.

Sa itaas ay nagtatalik ang nagdiriwang na puso. Yayamang kanyang kinamtan ang dating kalayaan at kinalagan ni Rosa sa mğa ipinangako, ay wala nang alinlangang tutungo sa kanyang giliw at saka aawitin ang taguri ng pagsuyo.

Sinundan ni Rosa ng titig ang makisig na binata. Sa kaharap na likmuan ay kusa na lamang siyang napaupo. Pinanawan ng lakas ang dati nang hapong katawan, saka binigyang layang dumaloy ang mğa napigil na luha.

Wala! Wala na nğa siyang pagasa! Sa mğa sandaling yaon ng pighati ay kanyang minsan pang napatotohanan ang kasawian ng kanyang imbing pagibig. Ang mğa pangungusap ni Pepe'y tunay na kanyang dinamdam palibhasa'y napagkilalang hindi ang puso ang nagsasaysay nguni't ang katalinuhang nagtuturong humanap ng daang makaiwas sa silo. Sa gayong anyo'y hindi lamang miminsang nagbangon ang nakalugaming diwa at yumurak sa pangalan ni Pepe, nguni't nang malauna'y tumanggap ng pagpapaliwanag ng budhi at sumangayon sa talagang kailangang mangyari.

Si Pepe nama'y umakyat at nakipagusap sa giliw. Ang singsing na tinataglay ay isinuot kay Florita. Ang dalaga'y gayon na lamang ang tinamong kagalakan; ang singsing na yaon ang siyang susi ng kanilang pagiibigan na magbubukas sa isang araw ng pagtatali ng palad. Ang singsing na yao'y siyang buklod na pipigil sa kanilang mğa puso upang pagsamahin kailan man sa maligayang pamumuhay. Ang singsing na yao'y siyang ihaharap sa dambana at hihingin sa Lu-

mikhang magtaglay nḡ kapalaran. At sa mḡa huling sandali nḡ buhay, ang singsing na yaon ang siyang gagawing aliwan nḡ puso upang gunitain ang ulirang pagsasama. Si Florita'y may singsing na at si Florita'y haharap sa ibang uri nḡ kabuhayan.



## XVI

## ANG BAYANI ÑG KATOTOHANAN.

Lumipas ang mayroong isang buwan. Ang mña pusong kalong ñg pagibig ay sarisaring paghahaka ang inakalang isagawa pagdating ñg dakilang araw ñg pagiisang palad. Si Pepe at si Florita ay minagaling na gawin ang kanilang pagharap sa dambana pagkaraan ñg nalalapit na halalan dahil sa ang binata'y abalangabala sapagka't napapanahon ñg pagkilos. Ang kanyang «automobil» ay hindi natitigil sa kayayao't dito sa lalawigan, palibhasa'y bihira ang araw na di lumalakad at nagmimiting sa bayan-bayan.

Sa mña «miting» na yao'y madalas magsalita si Pepe; mña talumpating tinitibukan ñg damdaming pagkamakabayan, pinasisinagan ñg maniningning na katotohanan at nagtatanglay ñg mña katuirang di mayuyurakan. Ang bayang pinagbahandugan ñg paglilingkod ay bayang madaling mabuyo sa mña maling paniniwala, bayang napatatangay sa matutuling salita ñg mña kandidato

at mĝa mahihigpit na panĝako nĝ mĝa «leaders.» Iyan ang kahinaang nakikilala ni Pepeng tinataglay nĝ mĝa manghahalal, at iyan ang sakit na ibig niyang maihanap nĝ lunas. Samantalang ang kanilang mĝa kalaban ay ang kahinaang iyan ang lagi nang binabagayan, si Pepe nama'y siyang laging kinakabaka. Mayroong mĝa sakit na nanĝanĝailanĝang salubunĝin nĝ mapapait na gamot, mĝa sugat na napagagaling lamang nĝ patalim at apoy. At ang mĝa panĝunĝusap ni Pepe, kailan ma'y tumataos sa kaibuturan nĝ puso nĝ mĝa nakikinig, natatanim sa kanilang isip at sumusurot sa kanilang mĝa diwa. Ang kanyang mĝa talumpati'y nagaapoy sa init; puno nĝ matataas na haka at mayayamang pagkukuro. Kanyang hinahanĝad na magkaroon nĝ malalaking kilusan at ang baya'y makadama nĝ isang pagbabagong buhay. Pagbabagong buhay ang isinisigaw nĝ kanyang budhi at itinitibok nĝ batang kalooban.

Pagbabagong-buhay! Pagbabagong-buhay nĝ bayang lugami sa «vicio!» Pagbabagong buhay nĝ bayang salanta sa hirap! Ang pagbabagong buhay na iya'y nanĝanĝailanĝan nĝ malalaking paghahain at si Pepe'y laang magalay nĝ sariling kapakanan sa dambana nĝ matibay na pananalig upang hanapin ang katubusan nĝ tinubuang lupa.

Datapuwa't ay sa aba nĝ nagsisiwalat nĝ mĝa tunay na pangyayari! Ay! sa aba nĝ nagsasabi nĝ katotohanan! Sa panahong ito'y hindi pa namimitak ang araw nĝ ganap na kalayaan at ang hindi nanĝinĝiming sumalang nĝ sugat ay nagkakamit nĝ malalaking pagkabigo; nagiging martir nĝ hidwang paniniwala at siyang ipinaglulubugan

ng̃ bayan. Kaya kung si Pepe ang nagsasalita ang mg̃a nakikinig ay waring pinipitpit; walang nang̃ung̃usap; walang umiimik. Sa kanilang sariling budhi ay sumasalang ang bawa't pang̃ung̃ung̃usap ng̃ ating bayani ng̃uni't tumututol ang mg̃a kalooban. Ang isang batang kakahapon lamang namulat ang mg̃a mata sa suliraning bayan ay hindi makapagpapauna sa mg̃a matatandang isipang mayroon nang pinagdaanang kasanayan. Ang isang kawal ng̃ bagong panahon ay hindi karapatdapat magturo ng̃ landas sa mg̃a ubaning ulo na nagpasan ng̃ maraming pananagutan at tumanggap ng̃ matataas na aral ng̃ mg̃a araw na lumipas. Ah! Hindi ng̃a! Ang inuugali ni Pepe'y pagyurak sa katandaan, pagpapawalang halaga sa mg̃a naunang nagtaguyod ng̃ bayan. Kaya gayon na lamang ang mg̃a pagtutol na ikinalat ng̃ kanyang mg̃a katunggali sa lahat ng̃ panig.

Ang mg̃a kapartido man ni Pepe ay nagpayo na rin, palibhasa'y sa kanilang klooba'y naghahari ang pagnanasang manalo kahit na magdaan sa ano mang kaparaanan. «Magbago ka ng̃ tema» —ang sabi ng̃ isa. «Ibahin mo ang uri ng̃ iyong mg̃a sinasabi»—ang wika naman ng̃ pang̃alawa.

«Huwag kang susugat sa damdamin»—ang payo ng̃ pang̃atlo.

—Mang̃ako ka; purihin mo sila; huwag babanggit ng̃ tungkol sa masasamang hilig—ang pilit ng̃ ikaapat at kung ano ano pang mg̃a pauna.

—Mg̃a Ginoo!—ang lagi na lamang isinasagot ni Pepe—Iginagalang ko ang matataas ninyong pagkukuro. Ng̃uni't dapat ninyong talastasin na ang kapakanan ng̃ bayan ang una nating alitun-

tunin. Kung nang dahil lamang sa pagnanasang magwagi ay itatabi na natin ang mg̃a dakilang layunin ng̃ ating pangkatin, sa gayo'y ninanasa ko nang ako'y matalo. Kailan ma'y ang ikapapaanyo ng̃ bayan ang aking inaadhika at hindi makapapayag na sumangayon sa mg̃a maruruming paraan ng̃ pakikilaban sapagka't tumututol ang aking sariling budhi.

—Ng̃uni't dapat mong alamin na ang isang kataluna'y sisira sa pang̃alan ng̃ ating lapian—ang malakas na tutol ng̃ «Jefe de campaña.»

—Kung gayo'y ako'y inyong itiwalag—ang patapos na sagot ni Pepe.—«Inilalahad ko ang katotohanan. Ginagamit ko ang aking kaya sa pagtatanggol ng̃ mg̃a dakilang simulain. Iginagayak ko ang bayan sa kanyang magiging bukas. Sa halip ng̃ mg̃a mabulaklak na talumpati ay gumagamit ako ng̃ mg̃a tiyak na pang̃ung̃usap. Ang kakayahan ng̃ isip ng̃ mg̃a manghahalal ay hindi nararapat na kasangkapanin sa sariling ikapapaanyo, sapagka't isang kababaan na ang nasa kadilima'y pagkaitan ng̃ liwanag. Hindi nila ako pinupuri datapuwa't kanilang pinaniniwalaan—sila'y akingpinatatapatan. Kung sa kabila niyan ay hindi nila ako iboboto, sila ang masusunod. Datapuwa't mayroong mg̃a isipang malilinis na aking kapanalig. Mayroong mg̃a pusong nagbabang̃on na tinitibukan ng̃ mg̃a dakilang damdamin. Mayroong mg̃a kaluluwang naglalamay na bumabaka sa malulubhang sakit ng̃ bayan. Sila, sila ang magtataguyod sa aking mg̃a mithiin. At kung ang mg̃a anak ng̃ baya'y makatupad na nang kanilang mg̃a tungkulin, sa gayo'y makaaasa sila sa hinaharap

na panahon; sa gayo'y magbubukang liwayway ang isang dakilang araw; sa gayo'y sila'y mababalot ng̃ maniningning na sinag at magtataglay ng̃ tatak ng̃ pagibig sa kinamulatang lupa, magiging matitibay na bisig ng̃ pagkakaisa, magiging matatapang na bayani ng̃ ating katubusan. At saka susunod na lalaganap ang malamig na simoy ng̃ pagiibigan na magpapadama ng̃ panibagong buhay sa lahat ng̃ magkakalahi; sila'y malulubid ng̃ matataas na damdamin ng̃ pagkakapatiran at aawit ng̃ mg̃a matatamis na tula ng̃ pagkamalaya. Sa halip na sila'y manatili sa pagyuyuko ng̃ ulo ay ipakikipaglaban ang kanilang mg̃a karapatan, yuyurakan ang mg̃a mapagpanggaap na nang̃ang̃alakal ng̃ mg̃a mapagkunwaring pangdadaya, ng̃ mg̃a mapanghalinang pagiimbot, ng̃ mga mahihigpit na pagbabalat-kayo. Sila ang papang̃inoonin sa halip na mamang̃inoon, sapagkat may kalayaang magagamit, may isipang mamamatnugot. Sa gayon, ang baya'y igagalang, ang baya'y pagtatapatan, ang baya'y kikilalanin, sapagka't ang bayang iya'y marunong magparusa sa mg̃a nagpapawalang halaga sa kanyang pagtitiwala. Ah! Mg̃a ginoo! iya'y hindi lamang matataas na pang̃arap ng̃uni't mg̃a dakilang pagasa.»

*******
*****
***



# XVII

## ANG HATOL ÑG BAYANG HARI.

Sumapit ang dakilang araw ng̃ karapatan. Ang Bayang Hari'y humawak ng̃ panititik at humatol. Hindi sa bayaning nagtatapat naggawad ng̃ kanyang boto upang pagkatiwalaan ng̃ mg̃a maseselang gawain. Hindi ng̃a! Sa matataas na likmua'y pinaupo ang mg̃a mapagpanggap na tao upang maging haligi ng̃ pamahalaan.

At si Pepe ay natalo; natalo ang diwang bata. Ang kinatawan ng̃ liping pinaghabilinan ni Rizal ng̃ kanyang pagasa ay tumanggap ng̃ malaking pagkabigo. Hindi pa napapanahon ang kanyang mg̃a aral. Bibihirang nangyayari ang paglitaw ng̃ sino mang bayani sa kapanahunan ng̃ pang̃ang̃ailang̃an upang maisagawa ang isang dakilang mithiin, at napagkilala sa ganitong pagkakataon na si Pepe'y napakaaga. Ang maiinit na dugong nananalaytay sa mg̃a ugat na sariwa ay paminsanang sumilakbo at sa gitna ng̃ mg̃a kasawia'y nasigaw ang sariling budhi. «Oh! Bayan

ko! Bayang sinasalanta nḡ mḡa limatik nḡ kapisanan! Bayang pinagbubuan nḡ dugo nḡ mḡa pinagpalang nanḡabulid sa dilim nḡ gabi! Hanggang saan hahangga ang ganitong mḡa katiwalian? Kung ang mḡa anak mong nagpupunyagi sa iyong ikapapaanyo ang siyang hindi pinagtitiwalaan, nḡuni't sa kabila niya'y tinatangkilik mo ang maiinam magdayang taglay ang nḡiti sa labi nḡuni't balot nḡ pagiimbot ang puso, sa gayo'y tanggapin mo ang aking paghahain at ako'y tahimik na magtitis. Datapuwa't....ay! sa aba nḡ iyong palad! Sapagka't sa gayo'y mananatili ka sa masunḡit na kadiliman at walang papatnugot na liwanag sa iyong paglalakbay sa madawag na daan nḡ pagsulong. Kailanḡan mo ang mḡa lalaking may malaking puso na di natatakot magsiwala nḡ katotohanan makalilibong sila'y makalaban nḡ «opinion pública,» sapagka't sa kanila nasasalig ang iyong pagasa, sila ang magigiting na bayani nḡ iyong ikatutubos. Bayan ko! kailan pa! kailan pa sisikat ang araw nḡ iyong kalayaan?»

Tumanggap nḡ isang malaking sugat ang makabayang puso ni Pepe. Ang sugat na yaon sa tuwing magunita ang kanyang mḡa nabigong pagasa, ay nagdudurugo, palibhasa'y kanyang pinakadamdam ang naging katalunan sa nagdaang halalan. Kanyang ginawang araw ang mḡa tahimik na kalaliman nḡ gabi, ginamit ang lahat nḡ kaya at gumugol nḡ libolibong salapi sa pagsusumakit na mapasikat ang maningning na mukha nḡ katotohanan, sa paghanap nḡ mabibisang lunas na maibabaka sa malulubhang sakit nḡ kanyang kinamulatang lupa, nḡuni't ang lahat, ang lahat ay

sa wala rin humangga. Ang mg̃a pagpupuyat na nagdaan ay nagpang̃ayayat sa kanyang dating malusog na katawan, ang mg̃a pagpapagod na hinarap ay nagbigay ng̃ panghihina sa masiglang kabuhayan. Ng̃uni't ang lalong di magpatahimik kay Pepe ay ang pagng̃ing̃itng̃it ng̃ sariling budhi, ang maya't-mayang pagkaabala ng̃ isip, ang tuituinang pagaapoy ng̃ kalooban na sa kanya'y dumadalaw sa mg̃a oras pa naman ng̃ pagpapahing̃a. Hindi niya maubos isipin kung bakit siya natalo, kung bakit siya pa namang taglay ang malilinis na hang̃aring makapaglingkod sa bayan at hindi tumiting̃in sa sariling kagaling̃an, siya pa ang sinuklian ng̃ pagpapawalang halaga at sa kanya'y waring sinasabi. «Hoy! Magpahing̃a ka sa iyong pagpapanggap!» Sa gayo'y biglang magbabang̃on ang kanyang malinis na diwa at mahigpit na tututol ang nagmamatuwid na budhi. Hindi! hindi siya nagpapanggap! Kailan ma'y hindi siya gumamit ng̃ mg̃a pananalitang may mabibisang pangakit, kailan ma'y hindi siya kinamalasan ng̃ kilos na kunwa'y isang magiliwing tao ng̃unit mapangduhagi sa mg̃a maralita. Siya'y nakilabang taglay ang malinis na puso sa butas ng̃ kanyang palad at kung ano ang itinitibok ng̃ damdami'y siyang binibigkas ng̃ hindi marunong magsinung̃aling na dila. Hindi! hindi ng̃a siya nagpapanggap!

Siya'y dumaliri ng̃ mg̃a masasamang hilig ng̃ kanyang mg̃a kalahi sa pagnanasang sila'y magbago ng̃ landasin. Siya'y bumaka sa mg̃a katiwaliang namamalas sa kasalukuyang kabuhayan ng̃ bayang lugami, dahil sa layuning maisaanyo ang mg̃a salanta. Siya'y hindi nang̃iming magsabi na

kung siya'y mahalal ay unang babakahin ang *vicio*, upang ang mĝa kalahi'y magkaroon nĝ mabubuting pamumuhay, upang mabawasan ang mĝa tamad, upang kumonti ang mĝa salarin. Nĝuni't ang kanyang mĝa ginawang ito'y sapat na upang siya'y ipaglubugan, upang siya'y inisin, upang siya'y patain sa «vida política.» Ang bayang ninasang matubos ay nagpapasan sa kanya nĝ mabigat na Kruz nĝ mĝa tiisin upang ipako sa «Calvario» nĝ hidwang pananalig.

Siya'y isa sa mĝa bayani nĝ katotohanan. Siya'y dapat mapabilang sa hanay nĝ mĝa pinagpala. Ang kanyang pangala'y magkakaroon nĝ sariling pitak sa makapal na kasaysayan nĝ kanyang lahi. At kung ang matandang panaho'y magsimula na nĝ pagsulat nĝ pangalan nĝ mĝa magiting sa ibaibang *generación*, ang kanya'y mapapatala nĝ mĝa gintong titik upang ipakilala sa mĝa naipanĝanak at ipanĝanĝanak pang mĝa tao sa lahat nĝ lipi, ang binatang nagwagayway nĝ bandila nĝ katotohanan sa silong nĝ mabituing lanĝit nĝ kanyang kinamulatang lupa.





# XVIII

## UNANG ÑGITI ÑG PALAD.

Sa Malate nama'y patuloy ang malungkot na pamumuhay ni Rosa. Kung ang puso mang lumuluha'y sakbibi ng̃ pagdadalamhati ay madalas namang mabigyang kaaliwan ng̃ masasayang salitaan nila ni Florita.

Ng̃uni't kung siya'y napapagisa sa sariling silid sa mg̃a tahimik na sandali ng̃ pagtulog, saka dinadalaw ng̃ matitinding kalumbayan ang kanyang tumatang̃is na kaluluwa. Sapat na bagang siya'y masiyahan ng̃ pagnanasa sa lilim ng̃ isang tahanang ang bawa't tunghayan ng̃ mg̃a paning̃i'y naglalarawan ng̃ kanyang naglahong pagibig? Noong mg̃a nagdaang araw na madalas pumaroon si Pepe upang makipagulayaw sa kasalukuyan niyang giliw, oh! kay sasaklap na tiisin ang kanyang kinuyom sa may sakit na dibdib! Makita ang iniirog sa piling ng̃ ibang pagibig na nakikipagalukan ng̃ pagsuyo at umaawit ng̃ matatamis na taguri ng̃ pagmamahalan na sa kanya

kaunaunahang inihandog, may puso kaya nḡ babaeng hindi luluha at sa gitna nḡ paghihirap ay makalilibong nanasain na ang isang mabilis na kamatayang magbibigay hangga sa lahat nḡ kanyang tiisin? At si Rosa'y madalas patnugutan nḡ maiitim na haka sa gayong mḡa pagkakataon. Danḡan nḡa lamang at ang kanya ring pagibig kay Pepe ang nagturo nḡ pagtitiis, disin sana'y napalulong na ang kaawa-awang dalaga sa isang kakilakilabot na gawain.

At noong umagang ipakita ni Florita ang magandang singsing na ibinigay ni Pepe upang ipagparanḡalan sa kanya, makailang kamuntik masabi sa harap nḡ kanyang taga-pagampon, «Ah! iya'y sa akin laang ipasuot kung aking inibig!» Nḡuni't nḡ mapagisa na at mapagkuro ang kanyang tait nang mabuka sa labi ay saka naman waring narinig ang tinig nḡ isang pumapatnugot na boses: «Hoy! Gaga! Hindi ka na nahiya sa iyong pagpapanggap? Hindi mo na inisip na ikaw, kailan ma'y pawi na sa puso ni Pepe? Hindi mo na nahulo ang kahulugan nḡ kanyang mḡa sinabi sa halamanan na taglay ang nakapanḡinḡilabot na kalamigan upang siya'y kalagan mo sa mḡa naipanḡako? At iyan, iyan pa ang ipagmamagaling mo kay Florita; kay Floritang kinauululan nḡ boong Maynila; kay Floritang sa iyo'y lumulukob? Ha! ha! Labian ka pa niyon at ipukol sa iyong pagmumukha ang pauyam na salita, «Ang itsura mong iyan?»

At si Rosa'y natulo na lamang ang luha. May katotohanan ang isinasaysay nḡ kanyang sariling budhi. Si Pepe'y dapat na niyang ituring

na binalot ng̃ liwanag na di matutunghayan ng̃ kanyang silaw na titig at kailan ma'y mawawalay sa nang̃ung̃ulila niyang puso. Si Pepe, si Pepe ay wala na, naparam sa kanyang kabuhayan sapagka't dinagit ng̃ ibang pagibig.

At ang bawa't araw na nagdadaa'y nagiging isang mahayap na tinik na tumitimo sa gunitain ni Rosa. Ang masayang tahana'y itinuring na isang malungkot na bilangguan ng̃ nagdurusa niyang kaluluwa at ang halamanang pinagusapan nila ni Pepe ay isang masung̃it na libing̃ang kinahahabilinan ng̃ kanyang naunsiaming pagasa. Ang maalindog na mukha ni Florita na noong datidati'y sinisilayan ng̃ matatamis na ng̃iti ng̃ kaligayahan, sa kanya'y waring nagiging isang mukhang masung̃it na sa kanya'y kumukutya, pagka palibhasa'y yaon ang umagaw ng̃ kanyang giliw. Ang isang saglit na yumayao sa ilalim ng̃ bubong na yaon ay lason waring lumulusaw ng̃ kanyang puso at nagwawalat ng̃ kanyang dibdib. Nagbabalisa ang kanyang sariling kalooban na manatili pa sa piling ni Florita; ibig niyang lumayo, magkubli sa isang tahimik na pook upang sa gitna ng̃ pang̃ung̃ulila'y isaisang dalitin ang mg̃a panambitan ng̃ kaluluwang kalong ng̃ pighati.

Isang hapo'y humawak siya ng̃ pahayagan upang aliwin ang diwa. Pagkakataong hindi sinasadya! Napagalaman niya ang pagkamatay ng̃ kanyang tia Memang; ang aleng sa kanya'y nagkait ng̃ tahanan. «Ako pala'y luksa»—ang nawika sa sarili.

Nang kinabukasa'y tumanggap siya ng̃ isang liham na galing sa Beata. Ang liham na yao'y

naghatid nḡ mahahalagang balita. Siya'y agad pinauuwi sa kanilang bayan upang tanggapin ang mḡa kayamanang minana sa nasirang ale. Siya lamang ang buháy at nalalabing pinakamalapit na kamag-anak kaya siya ang pinagtibay na «heredera.»

Ipinakita niya kay Florita ang libam at nagpaalam sa kanya. Dalidaling iginayak ang mḡa kailanḡan at sumakay rin sa tanghaling «tren.»

At siya'y sumapit na maluwalhati sa bayang kinakitaan nḡ unang liwanag. Ang mḡa dating kakilala at mḡa kaibiga'y nagpasalubong nḡ matataos na bati at mahahabang kumustahan. Gayon na lamang ang ipinamalas nilang pagkasabik sa ating dalaga nḡayong siya'y naiwanan nḡ maraming salapi.

Humigit kumulang sa limang-puong libo ang halaga nḡ mḡa pagaaring nalipat sa kanyang panḡalan. Sa boong Beata'y nanḡuna siya sa yaman. Kaya pagdating na pagdating pa lamang niya'y marami nang mḡa binata ang nagalay nḡ maaalab na titig at matitimyas na sulyap. Idagdag pa riyan ang pangbihirang kagandahan ni Rosa Birhen, nḡayo'y marami na nḡa ang sa kanya'y magtitiklop nḡ tuhod at magwiwika, «Tanḡing paraluman! Kayo'y aking iniibig nḡayon at magpakailan pa man.»

At sa Beata'y kanyang nabalitaan ang pagkatalo ni Pepe. Ang bagay na iyo'y nagdulot din nḡ kalumbayan sa kanyang puso. Kahit na siya nilimot at ang tapat na paggiliw ay binayaran nḡ paglililo, ang puso'y patuloy pa rin nang pagmamahal. At ganyan, ganyan kung umibig

ang babaeng matimtiman. Walang saro ng̃ hinagpis na hindi idinadait sa labi, walang napakapait na pagluhang hindi pinagtitiisan ng̃ kaluluwa. Ang pahirap ng̃ siphayo kasing tamis ng̃ ng̃iti ng̃ kasayahan, ang makamandag na lason ng̃ isang pagkaaba ay kasing uri ng̃ masasarap na alo ng̃ kabuhayang kalong ng̃ ligaya. Mapalad si Rosa Birhen! Mapalad ang dalagang hindi marunong magmaliw na ang bawa't patak ng̃ perlas na luha'y pinagtutuhogtuhog upang siyang maging kuintas na dasalan sa kanyang mg̃a tiisin! Mapalad, oo, mapalad! Sapagka't sa wakas ay sa kanilang piling tutung̃o ang mg̃a naliligaw na puso, sa kanilang kandung̃an muling maglalaro ang magagandang pagasa at sa mg̃a huling sandali ng̃ buhay ay sa kanilang tabi magkakalipon ang malilinis na budhi upang awitin ang mapananalaminang puri sa linis at ang dakilang uri ng̃ pagkababae.

---

*******

*****

***



## XIX

## NANG LUMAGPAK ANG MAGITING.

Lumuluha si Rosa sa gitna ng̃ kasaganaan. At ng̃ayon niya napatunayan ang winika ni Florita na hindi sa kayamanan nanggagaling ang ligaya. Ang may lumbay na puso'y lalong naululan ang hapis dahil sa mayroon siyang salapi ng̃uni't wala namang giliw. Naisip tuloy kung yaon ang atas ng̃ Katalagahan upang sa kanya'y ipatiis na ang kasuyong iniirog ay palitan ng̃ kayamanang walang panghalina.

Nagbabalisa ang kanyang puso; tumatang̃is ang kaluluwa. Diyata't ang kanyang buhay ay isang kudyaping napakalungkot, isang taginting ng̃ mg̃a dalamhati? Kung sa kabila ng̃ kalumbaya'y sumisilang ang aliw at kung pagkatapos ng̃ isang paghihirap ay gumiginhawa ang kaluluwa? Sino ang hindi makapagbabata ng̃ mg̃a dusa at sakit dahil sa pagasang pagkaraan ng̃ pagtitiis ay titibok ang puso sa kandung̃an ng̃ ma-

gandang palad at awitin ang taguri ng̃ pagibig? Datapuwa't....kadalasa'y hindi ganyan ang nangyayari lalo na kay Rosang pinaghahabol ng̃ mg̃a kasawian, sapagka't sa minsang paglasap ng̃ kaligayaha'y susundan naman agad ng̃ pang̃ung̃ulimlim ng̃ buhay at pagdating ng̃ bugso-bugsong pighati.

Ng̃uni't ano ang gagawin? Magtiis oh! magtiis! Magtiis sa pagkaaba; magtiis sa pagkaduhagi. Magtiis na ang luha ang ilunas sa mg̃a hirap, magtiis na yakapin ang matingkalang dalamhati.

Datapuwa't ng̃ayo'y hindi si Rosa lamang ang nagbabata. Sa katahimikan ng̃ pagiisa'y mayroon pang isang pusong naghihirap na walang ginagawang pagpaparaan ng̃ panahon kung hindi tawagin sa gunita ang mg̃a lumipas na araw ng̃ kagitiñgan at pagkakatang̃i.

Isang bayaning naghihirap sa sariling kasawiang palad, isang bayaning pinaglahuan ng̃ maningning na araw ng̃ kanyang kapanahunan.

***

Dalawang taon ang waring pang̃arap na lumipas sa buhay ng̃ tao. Dalawang taong nagtaglay ng̃ malalaking kabaguhan. Sa loob ng̃ dalawang taong yaon, oh! kay raming pangyayari ang namalas ng̃ mg̃a paniñgin ng̃ mg̃a mapagmasid na nagtuturo ng̃ mg̃a makabuluhang aral. Si Pepeng kahapo'y kalong ng̃ kadakilaan at sapupo ng̃ salapi ay pinaghabol ng̃ mg̃a kasawiang palad. Mula nang matalo sa pagkakandidato sa nakaraang halalan ay nagsunodsunod na ang likaw-likaw na pagkabigo na kanyang tinamo. Ang mayamang

amain ay inusap ng̃ mg̃a pari at hindi naging sapat ang mg̃a pagpupunyaging ginamit upang mailigtas ang libolibong kayamanang mapasakamay ng̃ Simbahan. Si Mang Dado, dahil sa sukal ng̃ loob ay hindi nakapaglaban sa mariring̃ pasakit ng̃ dalamhati, kaya nagkasakit ng̃ malubha, sandali lamang naratay sa banig at tumugpa sa bayang payapa. At si Pepeng kinilala ng̃ marami na maiiwang isang «millonario» ay nap·gisa sa kabuhayan ng̃ ganap na pananalat. Kasama ng̃ pagyao ng̃ salapi ang paglayo ng̃ mg̃a tan·ing kaibigan. Ang mg̃a dating kasamasama sa «política» at kayakapyakap sa mg̃a «campaña,» kasalo sa pagkain at kasiping sa pa·hi·a ay naparam na lahat na parang bula, lumubog na parang tubig, nawalang parang anino. Idagdag pa riyan ang pagka «inutil» ni Pepe dahil sa inapuntahan ng̃ tisis na walang pagsalang kanyang tinamo noong nakaraang halalan, dapat ng̃ang mapagkilala ang kagipitang kanyang tinatawid.

At ang giliw na Florita ay nagmaliw, gaya ng̃ pagkapagmaliw niya kay Rosa. Ng̃ayo'y isa isa niyang dinadanas ang mg̃a kapaitan ng̃ masung̃it na pagpipighating ipinalasap ng̃ walang pasubali sa isang matimtimang babae. Ng̃ayo'y isaisang tumitimo sa nagdurusang puso ang mahahayap na tinik ng̃ siphayo sa kanyang pang̃ung̃ulila. Wala! Naparam ang lahat—pilak, dang̃al, pagibig. Naparam ang lahat at walang nalabi maliban sa datihang karalitaan, sa tui-tuinang pagkagipit.

Sa gitna ng̃ ganitong mg̃a kasawian ay madalas sumurot naman sa gunita ni Pepe ang la-

rawan ni Rosa. Yao'y waring isang anhel na sa kanya'y nagtatanod; hindi siya hinihiwalayan sa araw at gabi. Makailang sa kanyang pananahimik ay pagsisihan ang kaasalang kanyang nagawa; makailang tumañgis ang kanyang kaluluwa at matawag ang taguring Rosa Birhen.

Napagalam ni Pepe na si Rosa ñgayo'y mayaman. Mayaman! mayaman si Rosa! at siya, siya naman ang maralita. Oh! Ang mñga paimbabaw na ñgiti ñg palad! Ang mñga talinhaga sa buhay ñg tao! At ang polítika, ang mapanghalinang polítika ang maydala ñg kahirapang kanyang tinitiis. Ang polítika; ang makamandag na polítika! Ang polítikang iyan ang sa kanya ay umakit at ang polítikang iyan ang sa kanya ay nagbagsak. Mayroon pa kaya siyang dapat sumpaing gaya ñg polítika? Iyan ang humughog ñg kanyang naipong salapi, iyan ang nagbigay sa kanya ñg *tuberculosis.* Iyan, iyang polítikang iyan! Sa kanyang taglay sa kamay ang suló at ang timbañgan, ang polítika'y masuñgit, marahas, mabalasik. Sa ibang suot sa mukha ang sarisaring hugis ñg pagbabalat-kayo, ang polítika'y magiliwin, mapagkupkop, mapagkawang-gawa. Ñguni't...... hindi! Makalilibong hindi! Kung siya ma'y isang lugaming «político» ay naging isang tinig namang tumaginting sa kadiliman ñg gabi. Ang sa kanya'y nañgakapakinig ay nagsipagbañgon ang diwa, itinaas ang mñga mata sa lañgit at humiñgi ñg awa sa Diyos. Sila'y isang liping palubog na titighaw-tighaw at wala ñg kaya sa pagbabagong-buhay. Gatok na ang kanilang mñga buto, lanta na ang kanilang dating sariwang katawan, tuyo na ang

kanilang mĝa isipan—wala na silang pagasa. Sila'y wala nang lakas sa pagkilos nĝuni't may mĝa kaluluwang magsisidalanĝin. Hihinĝin nilang sa darating na panaho'y maligtas ang bayan sa mĝa kasawiang kanyang tinatawid nĝayon, na ang bayang iya'y mamulat ang mata upang patnugutan nĝ liwanag. At ang tinig ni Pepe'y muling tataginting sa kanilang mĝa diwa, magugunita nila ang kanyang mahahalagang panĝunĝusap, ang kanyang matataas na aral; siya'y ipagtatayo nila nĝ alaala at ituturo sa sumisilang na bayan ang ulirang makabayan, ang bayaning inilugami nĝ hidwang paniniwala.

Sa gayo'y ipipikit ni Pepe ang kanyang mĝa paninĝin at maglalaro sa labi ang isang malinis na nĝiti. Siya'y nakatupad sa kanyang tungkulin! Ang kanyang mĝa isinabog na binhi ay hindi kinain lamang nĝ uod. Sila'y nanĝakapailalim sa lupa at naghihintay nĝ kapanahunang itutubo. Pagdating nĝ kapanahunang iyan, sila'y isa isang susunĝaw sa pagitan ng mĝa pitak, hanggang maging malalagong pananim na pupuno sa mayamang bukid. Sila'y mahihitik nĝ bunĝa at makikipaglaro sa malayang hihip nĝ hanĝin. Sa gayon, ang bayang sakmal nĝ pagkakagutom ay sa kanila unang ipupukol ang mĝa sabik na titig, biglang pagdudumugan; sila'y aanihin, gagawing pagkabuhay na ipagtatawid gutom nĝ kanilang mĝa dayukdok na kaluluwa.

———(o)———

## XX

## MAÑGA PUSONG LUMULUHA.

Patuloy ang paglubha ni Pepe. Ang sakit na *tisis* ay nañgañgailañgan ng̃ malayang hañgin, mg̃a masustansiyang pagkain, ng̃ masayang tahanan, ng̃ tahimik na pagiisip. Ni isa man nito'y walang ikasunod ang lugami nating bayani, kaya arawaraw ay lalong nauululan ang karamdamang tinataglay.

Isang araw, magiika sampo ng̃ umaga ay kumatog sa kanilang pintuan ang taga-pagdala ng̃ sulat. Siya'y nahihilig sa isang silyong kawayan at kàtabi ang luraang lata. May taling panyo ang kanyang liig at ang suot ay «franelang» baro. Ang liham ay ipinakuha sa isang batang lalaki na pinalaki ng̃ nasirang si Mang Dado.

Pinilas ni Pepe ang sobre pagkatapos aninagin sa liwanag. Walang pagsalang yao'y kaparis din ng̃ iba na kanyang tinatanggàp na nagtataglay ng̃ ilang «papel de banco» na ang pinanggagalingan ay di niya malaman kung sino. Diyos na maawain! Ano itong hawak ng̃ kanyang ka-

may? Diyata? Dalawang papel na tigisang-daan? Dalawang daang piso? Oh! Kay gandang kapalaran! Diyata't sa wakas ay nagunita rin siya ng̃ kanyang mg̃a kaibigang mayayaman? Sapagka't ang katotohana'y hindi makapagkakaloob ang isang mahirap ng̃ dalawang daang piso. Yao'y galing sa isang kaibigang may salapi. Sino kaya? Ang sobre'y walang lamang sulat at hindi nagtataglay ng̃ lagda ng̃ pinanggaliñgan. Sa Maynila inihulog at taga-Maynila rin ang mayari. «Ng̃uni't sino kaya? sino?»—ang sunodsunod na tanong ni Pepe sa sarili.

Salamat sa salaping yaon at masusunod niya ang hatol ng̃ manggagamot na magbakasiyon sa lalawigan. Ng̃uni't saan, saan siya tutung̃o? Aling pook ang kanyang pagpapahiñgahan? Ah! Sa Los Baños, sa Los Baños siya mananahanan.

Kaya si Pepe'y naggayak ng̃ mg̃a kakailañganin sa paglalakbay at nagtung̃o sa bayan ng̃ mg̃a kumukulong bukal sa lalong madaling panahon. Doo'y gamot ang hañging nanggagaling sa bundok, ang tubig na nagmumula sa ilalim ng̃ lupa, ang sariwang gatas at ang mapupulang itlog. Walang kasama maliban sa utusang bata sa kanya'y naglilingkod.

* * *

Dalawang buwan ang lumipas. Ang ating maysakit ay hindi rin nag̃babago. Patuloy nang paghina ang katawan. Higit sa dati ang naging pagaabala ng̃ isip. Sa pagiisa'y lalong lumimit ang pagdalaw ng̃ mg̃a mahahayap na gunitang lumalason sa diwa at pumapatay ng̃ pagasa. Idagdag pa riyan ang kanyang paghihikahos ang

arawaraw na pagaalaala kung saan manggagaling ang ipagtatawid-buhay ng̃ salantang kabuhayan, ah! makailang matamisin na ng̃a niya na pumanaw sa buhay na ito kahit nanghihinayang sa kanyang kabataan.

Lalo ng̃ayong mapaghulo niya ang mahihigpit na pagpapaimbabaw ng̃ pusong magdaraya, ng̃ pusong mayamang walang hinahang̃ad kung hindi ang sa sarili, kaya sa pang̃ung̃ulila'y madalas magapoy ang dugong nananalaytay sa mg̃a ugat at makailang isumpa ang pang̃alan ni Florita. Si Florita, si Florita! Oh! Hindi niya akalaing gagawa ng̃ gayon si Florita! Si Florita ay nagmaliw nang wala man lamang pasubali. Si Florita ay nagmaliw gaya nang pagkapagmaliw niya kay Rosa. Ah! Kung gayo'y may katuwiran si Florita. Sapagka't sino siya ng̃ayon? Isang mahinang binatang may sakit na nakahahawa; isang anak ng̃ maawâing Diyos na nabubuhay lamang nang pagayo't paganito; naglaho ang maningning na pang̃alan at itinabi ng̃ «sociedad» sa isang madilim na sulok. Si Florita'y isang talang hindi kaylan man lumalabo, pinipintuho ng̃ maraming puso at sinusuyo ng̃ di mabilang na mayayaman at magigiting na binata. Sa ganitong ng̃ayo'y kalagayan ng̃ kanilang kabuhayan, hindi kaya may katuwiran si Floritang lumimot?

Oh! Ang masaklap na katotohanan! Ang masaklap na katotohanang nilalang̃ap ng̃ kanyang pagkatao! Bakit hindi pa siya bawian ng̃ buhay upang kamtan ang ganap na pagtahimik?

Datapuwa't....Sa gitna ng̃ pagpipighati ay mayroong isang larawang puspus ng̃ kariktan na

sa kanya'y pumapatnugot. Ang mukhang yaong pinilas sa langit ay pangiting humawi ng ulap at nagsabog ng maniningning na liwanag. Siya'y tinititigang puno ng alindog at pagibig, puno ng kalumbayan at pagpapatawad. Ang mukhang yao'y sa giliw niyang nilimot; ang sa kay Rosa Birhen.

Si Rosa, si Rosa ngayon ang kinasasabikan ng kanyang kaluluwa, ang hinahanap ng kanyang tumatangis na puso. Saan naroon si Rosang hindi marunong magmaliw, si Rosang taglay ang kalinisan ng pagmamahal, ang kayamanan ng pagugali! Saan naroon si Rosa? «Oh! Rosa! Rosa! halika! parito ka sa aking piling; aliwin mo ang nagpapaalam kong kalulowa. Halika aking dati at dating giliw; ikaw na kailan ma'y mapagpaumanhin, mapagkalinga, masintahin at mapagparaya. Giliw kong Rosa! Halika; kahabagan mo ako! maawa ka sa akin!—ang dugtong-dugtong na pananambitan ng kaluluwang nagsisisi.

Nguni't....wala si Rosa! Ang dalagang matimtiman ay kalong ng kasaganaan; malayo sa kanyang mga mata at kaypala'y nakikipagalukan ng pagsuyo sa irog na hindi marunong magmaliw. Wala si Rosa; si Rosang kanyang pinagsawaan at ngayo'y tinatawagtawag. Si Rosa'y nasamalayong hindi maaabot ng kanyang mga hibik, na sa piling ng pagkamapalad.

Si Pepe'y napayukayok at nalaglag ang mga luha. Luha ng pagsisisi; luha ng pagkaaba! Sa isang taong gaya ni Pepe na lumasap ng kaginhawahan sa kandungan ng salapi, ang luha'y walang kasingpait; mapait sa ditang sariwa, mapait sa makamandag na lason.

Nĝuni't mapalad din si Pepe sa kanyang mĝa bagabag. Mapalad ang naliligaw na pusong sa pagiisa'y marunong magtika. Sapagka't sa kanilang mĝa kasawia'y mayroong nagtatanod, sa kanilang panĝunĝulila'y mayroong mĝa kaluluwang nakikiisa nĝ pasanin, nakikiluha sa mĝa pighati, nakikiramay sa mĝa tiisin. Si Pepe'y lumuluha nĝuni't sa kanya'y nakikiluha si Rosa Birhen.

Nakikibalita ang dalaga mula sa kanyang kalayuan. Ang giliw na naging sanhi nĝ maraming kahirapan ay patuloy nĝ pagbalikat nĝ mabibigat na pasanin; ang giliw na sinamba nĝ kanyang puso ay dahandahan sumasalunĝa sa matarik na bundok nĝ kanyang taning na hanganan, na walang maawang tumulong magdala nĝ kanyang mabigat na Krus. Siya naman, siya'y naliligid nĝ lahat nĝ bagay na likha nĝ salapi, siya'y nabubuhay sa gitna nĝ pananagana. Oh! Diyata, diyata't kanyang matitiis si Pepe sa mĝa kahirapan? Diyata't ang mahahabagin niyang kaluluwa ay makapagpapaubaya sa binatang kinasasanglaan nĝ boong kasaysayan nĝ kanyang puso?

—Nĝuni't si Pepe ay naglilo—ang tutol nĝ kanyang nasugatang pagkababae—si Pepe ay hindi marunong magpahalaga sa pagtitiwala nĝ isang tapat na pa͏ibig; si Pepe'y mapagmalaki; walang tanaw-likod.

Ang Pepeng iya'y naghihirap nĝayon hindi lamang ang katawan nĝuni't pati kaluluwa. Ang buhay ay inot-inot pumapanaw na, gaya nĝ nauupos na kandila na nakikibaka sa masasal na hihip nĝ malakas na hanĝin.

Ang Pepeng iya'y tumatanĝis at walang pu-

mapahid ng̃ luha, walang umaaliw na giliw, walang pumapatnugot na pagasa. Oh! Saan naroon ang magagandang damdaming itinitibok ng̃ kanyang mapagbatang puso, saan naroon ang dating mapagampong kaloobang hiyas ng̃ kanyang mayuming pagkababae, saan naroon? Oh! Kahabaghabag si Pepe; walang kuwalta, walang tahanan, walang giliw, walang lahat.

At kay Rosa'y nalaglag ang dalawang patak ng̃ luha. Ang luhang yao'y siyang lalong malinis ang uri sapagka't hindi luha ng̃ pagtitiis ng̃uni't luha ng̃ pagkahabag. Ah! Hindi! hindi na siya makapananatili nang pagtahimik—kinakailang̃ang siya'y sumaklolo hindi lamang gaya ng̃ kanyang mg̃a ginagawang pagpapadala ng̃ kaunti kaunting salapi ng̃uni't magalaga at sumapiling. Siya ng̃a! sasaklolo siya sa kaawaawa at sa mg̃a dakilang sandali ng̃ pagsisisi ay makapagpakilala naman siya na siya'y pumapatnubay; hindi na ang kanyang alaala ng̃uni't ang kanyang sariling katauhan, ang kanyang mapanghalinang katauhan! Kung si Pepe ma'y nagkasala, siya nama'y laang magpatawad. Oo, siya'y laang magpatawad. Patatawarin niya si Pepe! Pinatatawad niya ang giliw!

Nayari na ng̃a sa loob ng̃ dalaga ang pagsaklolo sa giliw na nagmaliw, kaya ng̃ kinabukasa'y naggayak ng̃ lahat na kakailang̃anin sa isang mahabang pagliliwaliw. Ipinagtagubilin sa magasawang kinukupkup ang tahanan, gayon din ang pamamahala ng̃ kanyang mg̃a pagaari samantalang siya'y wala pa. Sinabing siya'y pasasalalawigan at luluwas sa tuwing maiibigan, ang

magsisidating na sulat ay iñgatan at ang mñga bayad nğ paupahang bahay.

Nang hapo'y sumakay sa treng tuñgo sa Los Baños at kasama ang mabait niyang utusang babae.



## XXI

## NURSE ROSALINDA.

Umaga. Sa libis nḡ isang mababang burol na kinatatayuan nḡ isang bahay na pawid na nagtataglay lamang nḡ maliit na balangkas na may hulog na sibi, ay boong tahimik na nasasandal si Pepe sa kanyang «silla perezosang» iyantok. Kanyang sinasagap ang malamig na simoy nḡ hanḡin na nanggagaling sa bundok at pinakikinggan ang huni nḡ maliliit na ibong padapodapo sa mḡa sanḡa nḡ kahoy na lumililim sa kanyang pangsamantalang tahanan. Ang mḡa ibong yao'y masasaya sapagka't umaawit nḡ matatamis na tinig nḡ kalayaan at pagibig, samantalang siya naman na nakahuhulo nḡ kanilang kaligayahan ay nakaratay at naghihintay na lamang nḡ taning na oras. Hindi baga ganap na ganap ang kinamtan niyang pasakit nḡ katalagahan sapagka't hanggang ang mḡa ibong walang malay ay kumukutya at nagpaparanḡalan sa kanya nḡ kanilang pagkamapalad? At kinaiinggitan pa niya ang ka-

buhayan ng̃ mg̃a ibon kaysa kabuhayan ng̃ tao sapagka't sila'y walang matataas na hang̃arin. Sila'y nabubuhay ng̃ malaya sa kakahuyang walang hari. Ang kaparang̃a'y para sa lahat at walang nagmamayari.

Ganyan ang mg̃a hakahakang sumaisip ni Pepe nang umagang yaon.

Sa kuarto naman ng̃ isang bahay na malaki na natitiri sa kabayanan ay abalang abala nang pagbibihis ang isang magandang dalaga. Sa kanyang tabi'y nakatayo ang utusang dalagita at minamasid ang kanyang mg̃a kilos. Ang dalaga'y nakaharap sa salamin. Mayroong ipinapahid na pangpalago ng̃ kilay. Ang mapuputing pisng̃i ay pinapula ng̃ kaunti at naglagay ng̃ taling na itim sa kaliwang pilipisan. Pagkaraa'y ikinabit sa mg̃a taing̃a ang salaming kulay «ambar» saka nagtindig na nakapamaiwang.

—¿Ano Petra, makikilala mo pa ba ako?— ang magiliw niyang tanong.

—Mangyari pa po—ang nakang̃iting tugon ng̃ dalagita.

—Nakikilala mo pa ako sa ganitong kasuotan? —ang ulit na tanong ng̃ dalaga—Nababatid mo ba ang ibig kóng sabihin? Itinatanong ko sa iyo na kung sa taong hindi nakakaalam na ako'y nagkukubli sa damit ng̃ isang «nurse» ay kung mapagsisiyang ako'y si Rosa Birhen.

—Ah! Gayon po ba? Hindi na kayo makikilala, liban ng̃a lamang kung lagi ninyong napagkakasamang gaya ko.

—Ang may sakit na ating kakandilihin ay hindi alam ang mg̃a ipinagbago ng̃ aking kata-

wan. Nang pinakahuli niya akong makita ay wala akong gintong ngĩpin, hindi matabang gaya ngãyon at ang tayo man ay gayon din. Iabot mo sa akin ang putong na puti—at nang maiabot ni Petra ay ipinatong sa kanyang magandang ulo—Ngãyon, tingnan mo bagay ba iyan sa akin?

—Oh! Bagay na bagay—at pinagdoop ni Petra ang dalawang palad—Kay ganda ninyong «nurse!»

—Tandaan mo hané; Nurse Rosalinda ang akin ngãyong pangãlan.

—Opo! opo! Nurse Rosalinda! Kay rikit! Nurse Rosalinda! Hindi ko malilimutan; iya'y nanggagaling sa Rosa. Rosa linda. Linda Rosa. Magandang Rosa!

—Kung gayo'y tayo na; ang kaumagaha'y kaakitakit; umaapaw ang aking puso sa galak. Tayo na!

Sila'y lumakad. Si Nurse Rosalinda'y may magagaang hakbang at kaakitakit na kilos. Nakahahalinang igalaw ang kanyang magandang ulo, nakawiwiling panoorin ang imbay ng̃ kanyang makikinis na kamay at ang hubok ng̃ katawan sa puting kasuotan, sapagka't litaw na litaw ang lantik ng̃ baiwang at ang bilog ng̃ dibdib, ang tambok ng̃ batok at ang puti ng̃ may gilit na liig. Maganda ang ating «nurse.»

Ang dalawa'y napatungõ sa bahay na tinitirhan ni Pepe, nagtuloytuloy umakyat at nang mabungãd sa pinto ay nagbigay ng̃ magandang-araw.

Ang binata'y nataunang natutulog at kalong ng̃ isang magandang pangãrap. Ypinaghele ng̃ mg̃a ibon ang lipos dalita niyang diwa. Ang ulo'y nakakiling sa kaliwa at ang humpak na pisngĩ'y

sapupo nĝ palad. Bahagyang nakanĝiti at waring kinakalaro nĝ kamatayan. Si Nurse Rosalinda'y natigilan. Pinagmasdan ang malungkot na anyo nĝ maysakit at nalaglag ang luha sa mĝa mata. Oh! Diyata't iyon si Pepe; si Pepeng noong mĝa unang araw ay waring isang Adonis sa gandang lalaki na walang dalagang hindi nahahalina sa kilos at panĝanĝatawan? Diyata't iyon ang kanyang giliw na nagmaliw na naging isang magiting na binata sa tinĝin nĝ lahat? At ang ating magandang «nurse» ay napaupo na lamang sa isang likmuang kawayan.

Hindi nalauna't ginising si Pepe nĝ isang mahabang ubo. Si Nurse Rosalinda'y maliksing lumapit at hinagod ang kanyang likod. Oh! ang pagkahabag niya sa maysakit na binata! Danĝa't napipigil nĝ pagtitimpi ang sukal nĝ loob, kung hindi, marahil ay nalaglag ang maraming luha at sa gitna nĝ pagpipighati ay natawag ang panĝalan nĝ naghihirap na giliw. Oh! Pepe! Pepe! narito ako sa iyong piling; hindi ka napapagisa sa dinadanas mong mĝa tiisin!

Nang makaraan ang paguubo ni Pepe ay saka pa lamang napansin ang magandang taga-pagalaga.

—Mawalang galang po sa inyo binibini ¿sino po ba kayo?

—Ako po'y isang «nurse» na ipinadala rito nĝ «Liga Anti-tuberculosis» upang kayo'y alagaan? Nagnĝanĝalan po akong Rosalinda.

—Rosa; Rosa po ang inyong panĝalan?

—Rosalinda po.

—Ah! ang pagkadinig ko'y Rosa. Mayroon

akong isang kakilalang ang pañgala'y Rosa at nahahawig sa inyo ang tabas ng̃ mukha.

—Di lalo pong mainam kung gayon sapagka't ang aking magiging pananatili rito ay makapagpapagunita sa inyo ng̃ isang kakilala.

Ang naging tugon ni Pepe'y isang mahinang ungol na nagpapakilala ng̃ sukal ng̃ loob. Si Rosa'y natingin sa kabilang dako na pinangingiliran ng̃ luha sa mata. Kahabaghabag nga naman ang kalagayan ni Pepe!

Nang makaraan ang ilang sumandali ay muling nangusap ang binata.

—Salamat sa inyo Nurse Rosalinda. Sinasalubong ko kayo ng̃ isang mataos na bati sa inyong pagdating. Ng̃uni't kailangan po bagang alagaan ang isang maysakit na gaya ko? Oh! Sayang lamang ang inyong gagawing pagpapagod.

—Oh! Huwag ninyong iwawalay sa loob ang pagasa. Ako po'y naririto upang gawin ang lahat kong makakaya sa inyong paggaling.

—Paggaling! Bumabanggit kayo ng̃ paggaling? Gagaling pa kaya ako?

—Opo kung kayo'y magtitiwala sa akin. Taglay ko ang lahat ng̃ kailangan.

Hindi tumugon si Pepe. Sa mg̃a sandaling yaon ay kanyang inaalaala kung saan kukunin ang mg̃a gugugulin. Kahit na nahirating matagal sa mg̃a kagipitan ay nagdaramdam pa rin ng̃ kahihiyan dahil sa kanyang paghihikahos.

Waring nalirip ni Nurse Rosalinda ang iniisip ni Pepe at kanyang kinilalang yao'y sapat ng̃ang bumagabag sa gaya niyang dating nakala-

lasap ng̃ kasaganaan. Tinawag ang kanyang utusang babae at saka nagwika ng̃ marahan.

—Petra maghanap ka ng̃ itlog ng̃ manok sa kabayanan at bumili ka ng̃ dalawang dosena. Eto ang kualta.

—Oh! Mayroon pa rin palang nang̃akaaalaala sa akin. Diyata't kayo'y ipinadala rito ng̃ «Liga Anti-Tuberculosis?»—ang muling tanong ni Pepe.

—Opo!

—Kung gayo'y maraming salamat sa inyo Nurse Rosalinda. Inuulit ko; maraming salamat sa inyo!

Binuksan ng̃ bagong dating ang dalang maletin at ipinaglalabas ang mg̃a botelya ng̃ gamot, saka ipinatong sa ibabaw ng̃ mesita. Siya'y pinagmamasdan ni Pepe na naaakit ng̃ kanyang kilos.

Sa hapong puso ni Pepe, ng̃ayo'y naglalaro ang isang magandang pagasa. Diyata? Tunay kaya ang mg̃a nakikita ng̃ kanyang dalawang mata ó siya'y nang̃ang̃arap? Si Rosa Birhen ng̃a kaya ang magiliw na «nurse» na laang magalaga sa kanya? Hindi kaya siya nagkakamali? Samantalang ang mg̃a tanong na ito ay isa isang binubulay ni Pepe sa kanyang sariling haka, si Rosa nama'y nagtatanong din sa sarili. Ako kaya'y kanyang nakikilala? Nababakas kaya sa aking mg̃a kilos ang datihan niyang giliw? Sapat na kaya ang ginawa kong pagkukubli upang linlang̃in ang kanyang panining̃in?

Ah! Tingnan natin; tignan natin sa mg̃a araw nang kanilang pagaalagaan.





## XXII

## PAGPAPALAGAYANG LOOB.

. Nakaraan ang apat na buwan. Ang ating may-sakit, salamat sa matiyagang pagaalaga ni Nurse Rosälindá ay inot-inot lumalakas ang dating mahinang katawan. Ñgayon, siya'y nakapaglalakad-lakad na sa lupa at malakas na ring kumain. Tuwing umaga'y kasama niya si Nurse Rosalinda at si Petra na nagpapasyal upang uminom ñg sariwang gatas at sumagap ñg malayang hañgin sa mña burol.

Kalong ñg kaligayahan ang kanyang mapagbatang puso. Sa kanyang piling ay pumapatnugot ang isang magandang diwata na madalas maging pañgarap. Ang diwatang ito'y dumating na nababalot ñg hiwaga na taglay ang kasuotan ñg isang «nurse» at ang larawan ñg kanyang dating giliw; ang ñgiti'y kasing tamis ñg pagibig at ang titig ay nagbibigay sigla sa kanyang kaluluwa. Paano ñgang hindi siya gagaling?

Isang bapong kaakitakit, si Pepe at si Nurse

Rosalinda ay naupo sa bangkong na sa puno ng̃ isang malagong mangga. Sa kanluran, ang araw na dinamtan ng̃ mg̃a ginintuang liwanag, sa lang̃it, ang mg̃a mapuputing pang̃inorin, sa kakahuyan, ang mg̃a ibong naghahapunan, sa kaparang̃an, ang katahimikang umaakit sa pusong magibis ng̃ kanyang mg̃a dalahin. Kaya si Pepe'y nagsalitang puno ng̃ damdamin ang bawat pang̃ung̃usap.

—Nurse Rosalinda—ang banayad niyang pasimula—kayo ay nasasakop ng̃ isang dakilang kapanahunan; ang kapanahunan ng̃ puso at pagibig. Mayroon nang apat na buwang singkad mula nang kayo'y magalaga sa isang kaawaawang maysakit, inagaw ninyo sa mg̃a labi ng̃ libing̃an at binigyan ng̃ panibagong buhay. Ang may sakit na iyon, ng̃ayo'y ligtas na sa mg̃a kuko ng̃ kamatayan, may pagasang pumapatnugot sa puso, may sigla ang dating mahinang katawan. Hindi kaya naman isang malaking pagkukulang sa mabuting pagkikilala kung kayo'y papanatilihin ko pa sa aking piling, gayong maaaring mayroong isang pusong naghihintay ng̃ inyong pagdating, isang pusong yakap ng̃ kasabikan at sakbibi ng̃ pagdadalamhati dahil sa hindi kayo nakikita? Ah! Iniuutos ng̃ aking kahihiyan na huwag akong gaanong magpakalabis sa iginagawad ninyong pagmamagandang loob.

—Mang Pepe—ang sagot ng̃ dalaga—huwag kayong mabahala. Ang kapanahunan nang pagibig sa akin ay nagmamasung̃it. Kung tunay mang ako'y inibig at may iiing̃atang mahihigpit na pang̃ako ng̃ giliw, ako naman ay.....

—Bakit po ninyo winikang *inibig* at hindi *iniibig?*

—Sapagka't ako'y kanyang nilimot. Ang aking tapat na pagtitiwala ay binayaran ng̃ paglililo. Mula ng̃ kanyang apihin ang aking kahinaan ay natigmak na lamang ng̃ luha ang aking puso; tumang̃is ang aking kaluluwa at nagluksa ang aking pagibig. Siya'y naging tanyag, naging magiting, naging mayaman; humanap ng̃ kasing-uri ng̃ kanyang kabuhayan at ako'y pinawi sa ala-ala. Kaya, ng̃ maunsiami ang kaunaunahan kong pagasa, ang ginawa ko'y pumasok sa isang pagamutan at nagaral ng̃ pagaalaga sa mg̃a maysakit, inilaan ang kapanahunan at kabataan sa pagaalaga ng̃ mg̃a sawing-palad na gaya ko. At sasabihin ninyong baka may naghihintay sa akin? Wala! wala. lang naghihintay sa akin at wala naman akong hinihintay.

Waring pinitpit si Pepe ng̃ mg̃a pang̃ung̃usap na ito. Maliwanag, mahigsi, malungkot, puno ng̃ damdamin. Mapagaalinlang̃anan pa kaya niya na ang kanyang magandang Nurse Rosalinda ay ang matimtimang giliw na Rosa Birhen? Nagsalita naman si Pepe ng̃ mg̃a malulumbay na pang̃ung̃usap.

—Siya'y lumimot ng̃uni't darating ang mg̃a mapapait na sandali ng̃ pagsisisi. Nasilaw siya sa liwanag datapuwa't paglubog ng̃ kanyang bituin, maliligid siya nang kadiliman; magaapuhap siya ng̃ landasin, titimo sa kanyang katawan ang mahahayap na tinik ng̃ siphayo, malulugami siya sa lupang dinilig ng̃ kanyang mg̃a luha at dugo. Sa gayon, sa gayon ay saka sasagi sa kanyang gunita ang giliw na nilimot, ang babaeng laong

makibahagi sa kanyang mg̃a hirap at sa gitna ng̃ kanyang pagkasawi, sa gitna ng̃ kanyang paghihimutok ay matatawag ang pang̃alang pinagsawaan, ang pang̃alang itinakwil, «Rosa! Rosa Birhen! Patawad! patawarin mo ako»—at si Pepe'y yumuko upang ikubli ang kalumbayang inilalarawan ng̃ malungkot na mukha.

Biglang nang̃inig ang boong katawan ni Rosa. Ang tawag ng̃ gayong boses ay nanuot sa kanyang puso. Baka kaya siya nakilala na ni Pepe! Oh! Ang pagtitimping kanyang kinabaka!

Ang mg̃a dakilang damdaming iniiwi sa loob ng̃ mapagbatang dibdib ay biglang nagsipagbang̃on at sabaysabay nagsipagtanggol sa naghihirap niyang irog upang yao'y patawarin. Ng̃uni't, hindi! hindi pa napapanahon upang siya'y magpatawad. Kailang̃ang ipakilala ang kanyang pagkaapi at ang kanyang karang̃alan. Hindi! hindi pa siya dapat pakilala. Kung siya'y nahahalata nang nagkukukubli sa isang kasuotan ay hindi na bale, huwag lamang sa kanyang sarili mangagaling.

—At ano ang malay ninyo Nurse Rosalinda, kung sa mg̃a sandaling ito'y ang naligaw na puso'y lumuluha at sa inyo tumutung̃o? Kung makikita ninyo ang kanyang kalagayan, hindi ninyo kaya siya patatawarin?

—Iyan ang di ko masasabi—ang tug̃ón ng̃ dalaga kahit na sa sarili'y winikang, «Ng̃ayon pa lamang ay siya'y akin nang pinatatawad.»

Napang̃atlabi si Pepe. Kung si Rosa ng̃a ang kanyang kaharap ay dapat siyang manalig na hindi makakamtan nang gayon laman ang kapatawaran

niyon. Kailañgan ang mahabang pagtitiis upang mapanauli ang dating pagtitiwala ni Rosa.

—Ako man Nurse Rosalinda ay may malungkot ding kahapon. Ang aking kabuhaya'y may mñga luksang talata. Ako'y nagpapasan ñg isang mabigat na krus. Ako'y nagsisisi ñg pagsisising alipin. Ako ma'y umibig din at lumimot sa isang ulirang babae. Ang babaeng yaon, kailan lamang napatunayan ko pang minsan ang kadakilaan ñg paguugali. Isang kaharian man yata ang iaalok sa akin ay di ko maipapalit ang kanyang pagmamahal. Oh! Ang pagibig, ang pagmamahal niya ang siya kong kabuhayan!......

Naghari ang katahimikan at lumaganap ang masuñgit na dilim. Nagtindig si Rosalinda at inabot ang kamay ni Pepe.

—Tayo na! Madilim na rito. May katotohanan ang inyong sinabi; makaaalis na ako bukas sapagkat kayo'y ligtas na sa pañganib. Tinatawag ako ñg tungkulin sa ibang dako at dapat akong huwag tumigil.

* * *

Sa kinabukasa'y umalis si Nurse Rosalinda at naiwan si Pepeng tulad sa isang inakay na ibig mang lumipad sa himpapawid ay mahina naman ang mñga bagwis. Kaya tinibayan ang kalooban at pinagsumikapang sa lalong madaling panahon ay siya'y gumaling.

Sa pagiisa'y madalas sumagi sa gunita ang larawan ni Rosa Birhen at ang kay Nurse Rosalinda. Tunay ñga kayang si Rosalinda ay ang dati ring magiliw na si Rosa? Totoo kaya ang kutob ñg kanyang kalooban? At sa gitna ñg gayong

pagaalinlangan ay dumating ang liham ng pangulo ng «Liga Anti-Tuberculosis.» Sa liham na yaon ay napatotohanan ni Pepe na sa «Liga» ay may-roon ngang naglilingkod na isang «nurse» na ang anyo at pagmumukha ay tumutugon sa ginawa niyang paglalarawan.

«Isang pangarap; isang pangarap lamang»— ang boong lungkot na naibulong ni Pepe sa sarili. Wala! talagang wala na si Rosa! Hindi na niya maaasahang makakamtan. Si Rosang uliran ng pagibig, si Rosang larawan ng dakilang pagmamahal. At ipinikit ni Pepe ang mga mata upang hanapin si Rosa sa kanyang gunita. Naroon si Rosang kalong ng salapi, si Rosang sa kanyang malayong kalagaya'y waring nagaalay ng isang pakutyang ngiti, ng isang patapong titig. Wala! wala na si Rosa!

**Katapusan ng Unang Bahagi.**

PAUNAWA:

Ang Pañgalawang Bahagi ay maihahandog namin sa mga giliw na mangbabasa sa lalong madaling panahon.

ANG KUMATHA.

# Talata ñg mg̃a kabanata

